# SA LAOT NG PAGSUSUYUAN

# IKALAWANG HATI.

# Sa Laot ng Pagsusuyuan

SINIPI SA NOBELANG KASTILANG "DORA THORNE NI BRAEME"
NG SUMULAT NA SI

**Rosendo Ignacio**

Mayakda ng Gramatikang Kastila at Tagalog "2 tomos" Medicina Domestica "2 tomos". Lecciones Prácticas de Lenguaje Inglés-Español-Tagalog, Aklat ng Pagluluto, Kusinang Tagalog, Ang Bathalang Dula sipi sa "La Divina Comedia ni Dante". El Moderno Vocabulario Español-Tagalo Tagalo-Español Sa Laot ng Pagsusuyuan sipi sa Dora Thorne "2 tomos" at Ang Libingang Bakal sipi sa La Tumba de Hierro



UNANG PAGKALIMBAG



**Maynila Agosto 6, 1917.**

IMPRENTA, LIBRERIA Y PAPELERIA
DE
**P. SAYO VDA. DE SORIANO**
*Rosario 225, Plaza del Conde, 1008, Binondo y Azcarraga 552, Tondo, Manila.*
**Tel. 3099**

MGA AKDA NI ROSENDO IGNACIO

# MGA NILILIMBAG

Gramátikang Kastila Tagalog (II bahagi), El Moderno Vocabulario, Tagalo-Español Español-Tagalo, Lecciones Prácticas de Lenguaje Inglés Español, Tagalog, may paunang salita ng̃ mayuming dalaga na si Bbg. *Ramona Desiderio* Profesora sa Assumption College; at ni G. *Sofronio G. Calderon*, kilala at bantog na Manunulat at Vocabulario Bilingüe, Español-Tagalo Tagalo-Español.

# MGA IPALILIMBAG

Gramátika ng̃ wikang Kastila-Tagalog na may kalakip na Aritmética, Geografía at Historia, (binubuo ng̃ 2 bahagi), Aklat ng̃ Matwid (4 tomos) at Karunung̃an sa Hanap buhay.

# XIX

ANG lahat ay kaguluhan at kaligaligan sa kastilyo ng Earlescourt. Noong umagang mainit ng buwan ng Agosto, si Lord Earle ay nasok sa halamanan na di inalintana ang init ng panahon; at sapagka't ng oras ng pagkain na dapat niyang ipanumbalik ng tahanan ay hindi dumarating, kaya't hinanap ng mayordomo at doon natagpuang nakahandusay na animo'y mistulang bangkay. Dagling nagbigay alam sa nangyari at sa tulong ng ibang mga utusan ay dinala sa kanyang silid.

Ipinatawag ang lalong bantog na manggagamot, upang iligtas ang maysakit, datapuwa't pawang nawalang kabuluhan ang lahat ng bisa ng karunungan. Dumating ang sandaling pagpapaubaya niya ng tinubuang bayan, tahanan, karangalan at kayamanan.

Samantalang si Lord Earle ay nahihimlay sa hihigan, ay nabatid ng kanyang giliw na bagamang di nawawalang ganap ng malay at pangungusap, ang kanyang utak ay balisa.

¿Sino ang makahuhula ng nangyayari ng mga sandaling yaon? Marahil ang alaala ni Lord Earle sa kanyang anak ay siyang gumugulong masakit sa kanyang pagiisip; ang kanyang anak, ang tanging ipinagkaloob

sa kanya upang magdulot ng kaligayahan, ng mga sandaling yao'y gagalagala sa balat ng mundo.

Di kaginsaginsa'y namutawi sa mga labi ni Lord ang ganitong mga pangungusap:

—Anak ko! anak ko!

Ang tanang nangaroroon ay gayon na lamang ang kalumbayan na kailan ma'y hindi maisasalimot ang sindak na nalarawan sa kanyang mukha ng mga sandaling bigkasin ang mga huling pangungusap na yaon.

Biglang dinala sa labas ng silid ang tumatangis niyang giliw at pagkatapos ay inihiga sa silid nitong tutulugan na makaraan ang ilang araw ay gumaling sa matinding karamdaman sa paghihimutok.

Si Lord Earle ay namatay, bago nakapagpabalita sa alqueria ng Alamos.

Si Reinaldo ay ipinatawag ng biglaan; nguni't nakaraan ang maraming buwan bago tinanggap ang mga sulat at gayun ma'y matagal pa rin bago nakauwi ng Inglaterra.

Ang kasulatan ni Lord Earle ay napakaikli: isang mabuting bahagi ng kanyang kayamanan ay ipinagkakaloob kay Elena, sampu ng kanyang mga pagaari sa Roslyn; maiinam na mana para sa kanyang mga utusan at isang marikit na sinsing na pangluksa kay Enrique Laurence at isang kawangis naman kay Hugo Charteris; nguni't sa mga nalululan sa kasulatan ay hindi nababanggit ang sa kanyang anak.

Gayun man, si Reinaldo ay siyang magmamana sa bisa ng batas: ang titulo, ang mga kayamanan, mga pagaari, ang lahat ay nauukol sa kanya. Pinagkasunduan na samantalang pauwi si Reinaldo, si Elena ay patuloy ang pagtira sa Earlescourt at ang lahat ng kayamanan ay malalagay muna sa ilalim ng pangangasiwa ni Burt.

Makaraan ang ilang araw ay inisip ni Elenang pumaroon sa "Los Alamos" upang ibalita ang mga pag-

babagong dapat na isagawa. Ang kasi ni Reinaldo at mg̃a anak ay kinakailang̃ang matanyag sa mata ng̃ madla; at ikinagagalak niya kung sumasaisip, na salamat sa mabuting tulong, si Dora ay mangyayaring lumagay ng̃ karapatdapat sa luklukan ng̃ kataasang uri. Naliligayahan siya kung sumasagunita ang tatamuhing katuwaan ni Reinaldo kung makita ang kanyang magaganda at marurunong na mg̃a anak; at bagamang anong laki ng̃ tinamo niyang dusa, ay mayroon siyang pagasa sa haharapin na magdudulot ng̃ madlang kaaliwan.

Sumulat si Elena kay Dora at ibinalita ang pagkamatay ng̃ kanyang kasi, at siya'y di magtatagal at dadalaw doon sa kanya.

Nang mg̃a sandaling matanggap ang balita sa Alamos ang lahat ng̃ maganak ay nakabatid na ang katiwasayan at katahimikan ay sumapit na sa hangganan.

Ang unang dapat isagawa ay iayos ang luksa. Si Dora ay matahimik at walang kibo kay sa ng̃ una.

Ang magkapatid ay libolibong pagtatanong hinggil sa kanilang amang kinasasabikang makita. Nababatid nilang ang sanhi ng̃ paglayo sa kanyang tahanan ay sa kasamangloob na tinamo kay Lord Earle; ng̃uni't hindi nila nalalaman na ang gayong pangyayari'y ukol sa sawing palad na pagaasawa na kailan ma'y hindi nasabi sa kanila sanhi sa masusing pagiing̃at ni Elena upang maiwasan na makapagbigay kadalamhatian kay Dora.

Noo'y isang hapon ng̃ buwan ng̃ septiyembre, nang si Elena ay sumapit ng̃ Alamos ay dagling nakipagusap kay Dora ng̃ lihim.

Sa loob ng̃ mg̃a taong nakaraan, si Dora ay nagtataglay ng̃ mataos na pagmamahal at paggalang sa ina ni Reinaldo; kaya't nang nasaing makipanayam sa kanya ay tinanggap ng̃ boong giliw at kaalindugan.

—Ibig kong makipagusap sa iyo muna, upang isa-

ayos ang lahat nating panukala bago mabatid ng mga bata.

—Si Reinaldo ay darating ng Inglatterra sa loob ng ilang buwan kaya't nais kong ipagtapat mo sa akin ang iyong iniisip na gawin.

—Wala pong anomang bagay,—ang tugon ni Dora, ang paguwi ng inyong anak ay walang kinalaman sa akin.

—Marahil ay gayon nga, nguni't kinakailangan din ang magkaroon ng bahagyang pagsasanggunian hinggil sa mga bata.

—Si Reinaldo ay hindi huminging sangguni, ang tugon ni Dora, ni hihingi; siya'y may sariling pagiisip upang magsagawa ng bala niyang maibig.

Si Elena ay natigilang ilang sandali at hindi nakapagsalita.

Kailan man ay hindi ko itinanong ang dahilan ng inyong paghihiwalay, ang saad na taglay ang magiliw na pangungusap, at hindi ko talagang adhikang gawin sa ngayon. Ang aking anak ay isinulat sa akin na ikaw at siya ay hindi magsasama, at iyan lamang ang nalalamang ko. Lagi akong nagmaibiging giliw na itinalaga ang kaluluwa't katawan upang tumulong sa kaligayahan ng aking kasi, tiniis ko ang kanyang mga pagkukulang at sininta ko ang kanyang kabanalan: kaya't hindi ko lubos na maamin sa sarili ang ganyan mong pagmamatigas. Gayun ma'y sinasabi ko sa iyo at ganito rin ang sasabihing ko kay Reinaldo na: "Yaong pinagsama ng Diyos ay walang sino mang taong makapagpapahiwalay." Ibibigay ko ngayon sa iyo ang aking palagay, na walang sukat makapagsasagawa ng ganyang paghihiwalay matangi ang dakilang mga kagagawan lamang. Ang nararapat mong gawin ay magpakita kang butihing ugali sa iyong kasi. Kahima't si Reinaldo ang may sala, ay iwaksi mo sa isang sulok ang galit at higanti, at magpakita kang malugod.

—Hindi po mangyayari,—ang tugong malumbay ni Dora.

—Si Reinaldo ay laging butihing ugali at mahal, ang dugtong na sabi ni Elena;—nalilimutan mo ba Dora, na nilibak niya ang lahat ng bagay sa mundo dahilan lamang sa pagibig sa iyo.

—Ni siya't ni ako'y hindi nakalilimot.

Nang mga sandaling yaon ay nasok sa gunita ni Dora ang mga nakaraang panahon. Para manding namamalas niya ang mukha ni Valentina at ang nagagalit at namumutlang mukha ni Reinaldo. ¡Ah, hindi! yaon ay hindi mangyayari: hindi mangyayaring magkaroon ng sanggunian sa kanya.

—Kinakailangang magmuni ka Dora, ang patuloy ni Elena, hindi ka na ngayon Earle ng Alamos kundi Earle ng Earlescourt; ang mga tungkulin na kakamtin mo sa pagbabagong ito ng iyong katayuan ay lubhang marami at di mo mangyayaring maiwasan.

—Tinatanggihang ko, ang pakling malumanay ni Dora; tinatanggihang kong makihati sa inyong anak ng mga karangalan niya, kayaman at mga tungkulin, gayun din, tinatanggihang kong makipagsanggunian sa kanya.

—¿At bakit? ang tanong ni Elena.

Ang mukha ni Dora ay namula.

—Sapagka't ang anak ninyo ay nagwika sa akin ng mga pangungusap na kailan man ay di ko malilimutan; inaaming kong nagkasala ako; ang mga paninibugho ang bumulag sa akin at nagudyok ng mga bagay na ngayo'y nababatid kong di karapatdapat; subali't ng mga sandaling yao'y di ko natatalos, at dapat sana niyang ipagpaumanhin sa akin yamang batid niya ang di ko kaalaman; nguni't hindi, at sa kabila niyon, sa harap ng aking kalaban ay ipinahayag niyang nagsisisi siya ng pagkakapagasawa sa akin.

Mga pangungusap na matigas nga, ang wika ni Elena.

—Napakatigas, ang pakli ni Dora, at siyang naging

dahilan ng nawaray kong puso at pumatay ng lahat kong paggiliw mulang pagkabata.

—¿Nananalig ka bang di maisasalimot at mapatatawad iyan?.

—Kailan man po, nalilimbag po sa aking puso at hindi mangyayaring limutin kailan man; ang kinakailangan po ay huwag kaming magkasama ng inyong anak samantalang nabubuhay sa mundo.

—Hindi na ako nagpipilit kung gayon, ang tugon ni Elenang nagbubuntong hininga. Nararapat ang isang dakilang bagay na sa iyo'y humikayat upang pahinuhod ka.

Isang malalim na katahimikan ang dagling naghari. Si Elena ay naghihimutok; wala siyang akala kundi madadala niya ang giliw ni Reinaldo sa kastilyo at ang mga anak nito; nguni't magpahanggang sa oras na yaon ay hindi pa mangyari.

—¿Ibig mong tayo'y magusap ngayon hinggil sa mga bata? ang tanong ni Elena, sapagka't kinakailangang kong magsagawa ng ilang bagay para sa kanila.

—Opo, ang tugon ni Dora, marahil ang kanilang ama ay pilit kukunin at ako po naman ay natatalagang ibigay; kahima't ipinapalagay kong wala siyang pagmamahal, dahilan sa mga anak ko. Lubos ang aking akala na may katuwiran siyang kunin sa akin at natatalaga namang ipagkaloob ko sa kanya. Nguni't isang samo ko lamang sa inyo, na huwag lamang sana akong makaririnig ng anomang salitang laban sa akin.

—Kilála mo naman ako kung ang bagay na iyan ay ipagaalinlangan mo. Datapuwa't ¿paano maaatim mong mahiwalay sa piling ng iyong mga anak?

Talaga po ngang ganyan. Sa palagay ko po naman ay hindi ninyo ipauubayang di paparituhin sa akin maminsanminsan upang dumalaw.

—Nguni't pinakaiibig kong Dora, ang saad ni Elena,

¿inisip mo ba ang pagiisa at mabukod sa piling ng mga anak mo?

—Ang lahat na iyan ay inisip ko po; nababatid ko ang napakalaking damdamin na kakamting ko; anopa't nababatid ko rin po na lalong malaki ang pagdurusa kung mamumuhay akong kaulayaw ang inyong anak.

Kahima't kaunting panahon ay di nagpabaya si Dora sa paghahanda ng paglipat ng kanyang mga anak sa kastilyo ng Earlescourt. Ang mga anak niya ng pasimula ay tumatangging iwan siya; at hindi naunawa ng magkapatid ang sanhi ng pagkaibig ng kanilang ina sa Almos, hanggang sa nangyari nilang tanggapin ang mga hatol ni Elena, na ang kanilang ina ay maibigin sa pamumuhay na payapa at matiwasay.

—Ang aking ina ay nagmamayari na ng isang karangalan, ang wika ni Beatriz na nagtataka, nguni't, ¿bakit ayaw tanggapin?

—Ang kaugalian ng iyong ina ay kakaiba, ang pakli ni Elena; kaya't kinakailangang igalang ang kanyang adhika.

Ang tapang ni Dorang taglay ay hindi nagbago hanggang sa ang mga anak niya'y nagsialis at napagiwan siyang nagiisa sa malungkot na tahanan; na siyang mula ng pagdaramdam niya ng napagsapit na kasaliwaang palad.

# XX

ANONG sandaling kaligayahan para kay Elena ng kanyang akay akay ang dalawa niyang apong babaye na nagdadaan sa gitna ng mga utusan niyang nahahanay upang sa kanya'y sumalubong.

Ang dalawang magkapatid ay walang kakibokibo sa panggigilalas. Nilisan nila ang Florencia ng sila'y napakabata pa, na walang kamalaymalay doon sa marikit na kinta na tinirhan nila sa malapit sa ilog Arno, na kanilang kinamulatan bago napalipat sa alqueriá ng Alamos.

Pinakidiramdâman ni Elena ang nababagong kaligayahan ng dalawa doon sa panoorin sa Earlescourt. Si Lilia ay namumutla at malungkot at sa kanyang mga mata'y nanatak ang mga luha. Si Beatriz ay kakaiba, ang mukha'y inaapawan ng kaligayahan at pagmamalaki, hindi siya nagtataglay ng takot at kakimian, kundi bagkus parang siya'y datihan ng talaga doon sa gayong kisig at kaalindugan.

Makaraan ang ilang araw ay ipinakita ni Elena sa kanila ang di mabilang na kayamanan na nilalaman ng palalong tahanan. Si Beatriz ay naliligayahan sa galeria ng mga pintura na minamasdan ang mga larawan ng mga kanunununuan niya, na ang bawa't isa'y may kanikaniyang istorya.

isang umaga ay sumaharap niya ang larawan ni Elena, na nanggilalas sanhi sa kawangkian sa maylarawan kaya't dagling lumapit sa mahal na dama at nagwika.

—Nariritong lahat ang mga larawan ng lahat ng dama sa Earle, nguni't ¿nasaan ang sa aking ina? Ang kanyang mukha ay kasingganda rin ng mga naririto ¿bakit hindi nasasama dito?

—Hindi magtatagal at malalagay din ang kanyang larawan, ang tugon ni Elena, kapag umuwi ang iyong ama ay maisasagawa ang lahat ng iyan.

—Kami'y walang kapatid na lalaki, ang patuloy ni Beatriz, at anaki man di'y ang bawa't isa ng mga lalaking napipinta dito ay may isang lalaking anak ng humalili; ¿sino ang magmamana ng titulo ng aking ama?

—Ang malapit mong kamaganak, ang malungkot na pakli ni Elena; si Leoncio Dacre ay pamangkin ni Lord Earle, at siya ang magmamana ng titulo at kayamanan.

Si Elena ay napabuntong hininga, sapagka't para sa kanya'y isang malaking damdamin ang di niya pagkakaroon ng pamangkin.

Ang magandang si Lilia ay nawiwili sa halamanan at sa parke, na siyang kinagigiliwan niyang minamasdan ang mga lubak na balot ng mga bulaklak at mga burol na tigib ng mga punong kahoy. Ang dagat dagatan na may masaganang mga liryo na naglutang sa kanyang matahimik na tubig.

Minsang magkasama doon ang dalawang magkapatid, sa tabi ng dagatdagatan, nang mamalas ni Beatriz ang malilinaw na tubig ay nanginig ang katawan at dagling lumayo sa pook na iyon.

Sawangsawa na akong magtitingin sa tubig, ang wika, sapagka't doon pa man sa Knusford ay pagod, na ako ng kamamalas sa naglalakihang alon ng malaking dagat; ipinanganak ako marahil na taglay ang kayamutan sa tubig.

Nagdaan ang ilang araw bago nila naalamang mabuti ang Earlescourt.

Sa gawing kanluran ng kastilyo, ay ipinagpagawa ng isang mainam na tahanan ang bawa't isa sa magkapatid.

Ang utusang babaying taga Italia na mula sa Florencia ay kasamang umuwi ng maganak ay nagpaiwan kay Dora.

Si Elena ay nagpakuha ng dalawang dalagang utusan at dalawang tataguang damit para sa mga anak ni Reinaldo. Si Vivian ay mayroong dalawang silid na kalapit ng sa dalawang tinuturuan niya.

Sapagka't nababatid ni Elena na ang kanyang anak ay matatagalan pa ng mga ilang buwan ng pagdating kaya't isinagawa ang ganitong panukala: Ang mga bata ay hindi muna ipakikilala sa mga kapisanan hanggang dumating ang kanilang ama; magpapatuloy sila sa pagaaral sa loob ng ilang oras sa umaga, pagkatapos ma kakain ay magpapasyal silang kaalakbay ang kanilang nunong babaye, sa ika pitó ng gabi ay maghahapunan hanggang sa sumapit na ang oras ng pagpapahinga.

Ang kabuhayang yaon ay napakasarap: si Beatriz ay nasisiyahan sa gitna ng mga pagmamakisig; at ma dalas na pinatatawa ang kanyang nunong babaye kung pinagsasalaysayan ng kalabisan ng natutungkol sa malungkot na kabuhayan sa Alamos.

—Dito'y nasisiyahan akong mabuti, ang winiwika niya,—na doo'y kailan man ay hindi nangyayari sa akin. Manakanaka ay nagugulantang ako sa pagtu log at animo'y aking naririnig ang tinig ng aking nunong babaying si Thorne na nagtatanong ng nauukol sa mga baka. ¡Kaawaawa kong ina! hindi ko maalaman kung bakit naibigang manirahan doon.

Malimit dumarating sa Earlescourt ang ilang dalaw, at isa sa mga ito si Sr. Enrique Laurence, sa Holttham, at si senyora Charteris sa Greenock: ang lahat ng kamaganakan ng mga taong nabanggit ay nagpupuri sa kagandahan ng mga anak ni Reinaldo.

Si Beatriz ang siyang napipili sa dalawa sanhi sa kagandahang di pangkaraniwan.

Nang mabatid ni Elena na ang anak ng kaibigan niyang Charteris ay magtitirang ilang araw sa Earlescourt, ay dagling ginayakan ang kastilyo at di magkamayaw ang lahat ng sa kanya'y pagtanggap.

Yaon ang minsang sandali ng pagkakapalad na makilala si Valentina ng mga anak ni Reinaldo.

Si Valentina ay ipinaubaya na maging reyna siya ng kondado. Ang Principe di Borgezi makaraan sundan siya hanggang sa Greenock, at ulitin ang kanyang mga katanungan na ng ibang panahon ay iminulan niya sa Florencia ay nasunduan din sa wakas na mahikayat ang matimtimang puso ng dalaga.

Ang pagkaibig ng dalagang ingglos sa principe ay hindi sa ano pa mang bagay, kundi inakala niyang wala ng uuna pang makikita siya sa kamahalan at butihing ugali ng binatang nasabi. Nagtataglay siya ng mga kadakilaan ng mga anak sa Sur at walang anomang kapintasang maiuukol, siya'y butihing ugali, matapat at may wastong pinagaralan.

Marahil ang ikinalulong ng puso ni Valentina sa principe, ay sa pananalig niyang nahahawig sa tinataglay na kadakilaan ni Reinaldo Earle.

Nang ang princesa di Borgezi ó si Valentina ay magsagawa ng ikaapat na dalaw sa Inglaterra, ay nabatid dahil sa kanyang ina na ang dalawang anak ni Reinaldo, na matagal niyang hindi namalas, ay nasa sa Earlescourt na, kaya't nagpilit na dalawin niya.

Ang dalawang magkapatid ay nangamangha ng makita yaong napakaganda at magiliw na dama. Yaong pagmumukhang griego ay siya pang nakapagpadilag sa kanya.

Nang yakapin ni Valentina ang kanyang dalawang maliit na kaibigan at hagkang kapuwa ay sumaksak sa kanyang gunita yaong alaala doon sa namumutla at galit na mukha ni Dora na nangyari sa halamanan.

—Nakilala ko ang inyong ina mula pa ng mga ilang

taon, ang saad niya; ¿hindi ba niya nasasambit minsan man ang aking pangalan? Madalas na kayong dalawa ay kalongkalong ko, sapagka't dapat ninyong maalaman na ako'y matagal ng kaibigan ng inyong ama.

Nang makaraan ang ilang linggo ay tila man din sa dalawa'y isang pangarap ang kagandahan ni Valentina. Si Beatriz ay halos sambahin siya, ang babaying yaon ay sumusurot sa kanyang mga mata; para niyang nakikinikinita ang masaya at magarang kapisanan na kanyang kinasasabikan.

Nang magsialis na sa Earlescourt ang prinsipe at ang prinsesa, ay isinamo kay Elena na dalawin naman sila sa Folorencia na isama ang dalawang magkapatid na si Beatriz at si Lilia. Nagsangusapan din sila ng natutungkol sa mapanghalinang kondesa Rosali, na magpahanggang sa mga sandaling yaon ay patuloy din ang nais na makita ang mga anak ni Reinaldo Earle na kanyang kaibigan.

Ang bayang yaon ay kawiwilihan ninyo, ang saad ni Valentina sa dalawang magkapatid, doon ay walang ibang bagay kundi ang katuwaan at pagibig; mamamalas ninyo ang isang magandang langit at matahimik na dagat, sasahan, mga mirtos at lungtiang mga punong suha na balot ng nagbabanguhang mga bulaklak; makikita ninyo gayun din, ang kaalindugan at kariktán ng mga bagay doon, at marahil ay hindi na ninyo maiisip ang manumbalik pa dito sa malamig at malungkot na Inglaterra.

Nagkasundo sila na kapag dumating na si Reinaldo ay gagantihin nila ang kanilang dalaw na iyon. Ang gabing pagalis ng dalawang mahal na panaohin ay naging kalungkutan sa dalawang magkapatid.

—Susulat ako sa aking ina, ang wika ni Beatriz; nagtataka ako kung ano't kailan man ay hindi nabanggit sa atin ang kaibigan niyang ito: sa liham ay iisaisahing ko ang magiliw na dalaw na ginawa sa atin.

Si Elena upang huwag maino ng dalawa niyang

apo ang lihim na natutungkol sa kanilang ina a'y ipinaubaya ang adhika ni Beatriz.

Nang matanggap ni Dora ang liham ng kanyang anak ay nagdamdam ang kanyang puso sa nabanggit at ipinakilala ni Beatriz ang di maipagsaysay na kamanghaan na tinamo sa maganda at nakahahalinang babaye; gayun din, binabanggit ang mga alaala na ginawa sa kanya at sampu ng anyaya na pumaroon sa Florencia. Ang pagkatunghay sa liham na ipinadala ng kanyang anak ay muling nagugat sa puso ng kulangpalad na si Dora ang apoy ng paninibugho na pawipawi ng matagal na panahon sa kanyang kalooban; at sa di pagkapigil ng kagalitan ay nilamukot ang sulat ng kanyang anak hanggang sa nagkapunitpunit.

—¡Makaraang manakaw sa akin ang pagmamahal ng aking kasi, ang namulas sa kanyang mga labi, naririto na naman ngayon at nais na nakawin sampu ng sa aking mga anak!

Nguni't sumaksak sa kanyang gunita sa laot ng kanyang kagalitan ang isang isipan: si Valentina ay may asawa na: at sa ganitong pangyayari ay wala ng sukat na ipagalinlangan ako, baga mang inagaw niya sa aking piling si Reinaldo.

Nang matanggap ni Beatriz ang sagot ng kanyang ina ay lalong nagulol ang taglay na panggigilalas: at walang ibang nilalaman ang liham kundi kung sakali mang hindi niya nabanggit kailan man ang ngalan ng princesa di Borgezi ay sapagka't ang alaala hinggil sa kanya ay hindi niya ibig.

Nakaraan ang labinlimang buwan ng matanggap ang sulat ni Reinaldo Earle na nagbabalita ng kanyang paguwi sa pasko. Ang sulat ay maikli lamang at sinulat sa kasalukuyang paglalakbay; anopa't naglalaman nitong mga pangungusap na nakagalak sa kanyang mga anak; "Ikinatutuwa kong labis na inyong dinala ang aking mga anak sa Earlescourt; ako'y lubhang nasasa-

bik na makita ko sila: paligayahin sila, ina ko: papagkamtin ng kanilang balang maibig at kung mangyayari, sanhi sa mahabang panahon ng pagkakapaubaya ko sa kanila, ay turuan ninyong umibig sa akin."

Ang dalawang magkapatid ay gayon na lamang ang pagkainip sa panahong iuuwi ng kanilang ama. Sila'y nangangamba na ang kanilang ama na hindi nila naalaala ng mga nagdaang panahon, ay hindi magkaroon sa kanila ng pagmamahal. Si Beatriz ay hindi nagaalaala na ang gayo'y mangyayari, datapuwa't si Lilia ay madalas siyang bumabaka sa kanyang gunita ang gayong alinlangan.

Ang alaala sa kabuhayan sa Los Alamos ay madaling nakalipas sa dalawang magkapatid. Ang dalawang kapuwa nagtataglay ng giliw sa mahinhing tagabukid at kasi nito na madalas magpadala sa kanila ng mga alaala; nguni't si Beatriz ay laging nagpapamalas ng kataasan kung binabasa ng mataas na tinig ang wakas ng sulat na nagsasabi ng "Ang magkasing Thorne ay boong pakumbabang nagmimithi ng libolibong kasaganaan sa kanilang mahal na panginoong si Elena."

Si Elena ay hindi dinadapyuhan ng anomang ikapapangamba sa paguwi ni Reinaldo; laging minamasdan ang kanyang mga apo at natatagpuan niyang walang ikapipintas. Magaganda, may mabuting turo at magigiliw; ¿ano pa ang kanyang ibang nanasain? Sa sarili niya'y nagpapasalamat sa Maykapal, sanhi sa ang sino man sa dalawa ay hindi nakamana ng pagmumukha sa mga "Thorne." Si Beatriz ay nahahawig mandin sa isa sa mga magagandang dama na napipinta sa galería ng mga pintura ng kastilyo; si Lilia sa gitna sa kanyang pagkamagiliwin at di pangkaraniwang kariktan ay nakahahalina gayun din. ¿Ano kaya ang iisipin ng butihing si Elena kung kanyang nababatid na ang minamahal niya, na siya pa naman niyang ipinagmamalaki, ay nanumpang magiging giliw ng kapitan ng isang barkong manlalayag, na sa loob ng ilang panahon ay

siyang magaaari ng̃ Earlescourt. Hindi maliwag na mangyari na si Beatriz ay maging giliw ni Leoncio Dacre, na magmamana ng̃ título at kayamanan.

Isang umaga ng̃ ang dalawang magkapatid ay nang̃akaupo sa silid ni Lilia ay pumasok si Elena na taglay sa mukha ang kasiyahan at isang sulat na bukas ang nasa sa kamay.

—Mg̃a pinakamamahal kong apo, ang wika, kinakailang̃ang maghanda kayo at sikaping maging makisig sapagka't katatanggap ko lamang ng̃ liham ni Reinaldong nagbabalita na ng̃ayong gabi ay darating siya dito.

Hindi pa natatapos bigkasin ng̃ mahal na dama ang ganitong pang̃ung̃usap ng̃ sa kanyang mg̃a mata'y nukal ang mg̃a luha sanhi sa katuwaang kanyang inaantay, na dili iba't ang makalong niyang muli sa kanyang mg̃a bisig ang pinakamamahal niyang anak.



# XXI

SA wakas ay muling natutuntungan ni Reinaldo Earle ang dalampasigan ng Inglaterra, narinig ang kanyang sinusong salita at namalas ang matahimik na panoorin ng iniibig niyang bayan.

Labingpitong taon ang nakaraan mulang makipagibigan siya kay Dora, at ang di naapulang pagibig ay dadalawang taon lamang nagtagal; pagkatapos ay sumapit ang kalagimlagim na pangyayari na siyang naging sanhi ng pagkawalay niyang matagal na panahon sa bayan niyang tinubuan. Siya rin ang pumupuna sa kanyang sarili ng mga nagawa niyang kamalian ng unang dako dahilan sa kahinaan niya at katigasan ng ulo. Halos nagkawaraywaray ang puso ng mga magulang niya dahilan lamang diyan sa babaye, pagkakaraan ng ilang panaho'y siyang nagbigay sa kanya ng kaalipustaan at kahihiyan sa mata ng tanan.

Ang mga isipang ito ang siyang sumasagunita niya samantalang nilalagos niya sa tren ang mga kabundukan at kapatagan.

Sa di kawasa'y dumating si Reinalao sa himpilan ng tren at doon niya nasumpungan ang kanyang karwahe at mga lakayo na nagaantay. Sa walang pagkasiyahan ng kanyang katuwaan ay namula siya sa ha-

rap ng kanyang matatagal na utusan. Walang sukat pagalinlanganan na ang lahat ng iyon ay nakababatid ng mahaba niyang paglalakbay.

Naroroon din si Morton na siyang nagbantay sa kastilyo sa nasirang si Lord, at ng mga sandaling yao'y huminging pahintulot upang sumalubong sa bata niyang panginoon. Natuwa si Reinaldo ng siya'y makita kaya't dagling pinagukulan ng mga pangungusap na puno ng pagmamahal.

Muling sumapaningin ni Reinaldo yaong nagtatatayugang mga punong kahoy na malimit niyang naaalaala ng mga sandaling nasa sa ibang bayan; doon nagkakapisan ang mataas na sedro, roble at marikit na sipreses at ang pulutong ng alamos, ang lahat ng yaon ay pawang kilala niya. Doon sa malayo ay tinahak niya ang dagatdagatan sa pagitan ng naglalaguang mga punong kahoy.

Nang abutin niyang titig ang taluktok ng mga tore ng kastilyo ay dumaloy sa mga mata niya ang mga luha; datapuwa,t mga luhang di niya tinimpi at di rin niya ikinahiyang pumatak.

Nang sumakay na siya sa kotse, ay di mamakailang beses na sumaalaala niya ang mukhang mabalasik ng kanyang ama ng umagang nakataas ang kanyang mga bisig at sumasamong kahabagan ay ipinagtabuyan siya at sinabi noon din na kung sa ibang panahon ay mamalas ko sa kanyang libingan, at maalaala niya na ang gayong kamatayan ay di niya dinaramdam ng gaano di gaya kung mabatid niya na ang kanyang anak ay dinaya siya.

Ang gayong mga alaala ang siyang nagpapasakit sa puso di Reinaldo ng ang karwahe ay huminto sa pintuan ng kastilyo, at dagli niyang napansin ang pulutong ng mga taong nagaantay sa kanya: sa mga naroroon na pawa niyang kilala ay may ilang nakangiti at may ilan namang lumuluha.

Ang pinto ng "biblioteca" ay nabuksan sa harap

niya, at ng nasok siya sa salon ay natulo ang kanyang mga luha, ng mamalas niya ang kanyang inang nakataas ang mga bisig upang siya'y tanggapin.

Yaong mukhang nasa sa kanyang harap ay nakikintalan ng mga bakas ng damdamin; ang kanyang maririkit na mata'y nalalarawanan ng anino ng kalungkutan at sa naglalaguan niyang buhok ay namamalas ang ilang mapuputi; nguni't yaong tinig na nagsasaad ng ¡Anak ko! ¡anak ko! ¡salamat sa Diyos at kita'y muling nakita! ay kasingisa ng sa mulang pagkabata niya'y kanyang naririnig.

¿Gaanong sandali ang nagtagal ng pagkakayakap ng magina? Hindi masabi ni Reinaldo kailan man,

—¡Anong pagbabago mo ngayon! ang saad ng kanyang inang kaalakbay niya sa gawi ng liwanag ng isang ilawan. Ang iyong balat ay umitim at tila man din lumaki ka sa dati. ¡Anong lungkot mo! ¡Oh, anak ko! kinakailangang kita'y pasayahin.

Sa ganitong pangungusap ay nagbuntong hininga ng malalim. at si Elena ay nagdamdam sa kanyang puso ng makita ang kabalisahan at pagdurusa na ipinamamamalas ng mukha ng kanyang anak.

—Ang sabi ng matandang salawikain, ina ko ay ganito: "upang maging maligaya ay kinakailangang maging mabuti". Ako'y hindi nagmabuti kaya't hindi ako magiging maligaya.

Sa nasang aliwin ni Elena ang nagdurusang puso ni Reinaldo ay muling inulit ang mga huling pangungusap ng kanyang ama, na para manding kinakikintalan ng mataos na pagmamahal bagamang malaong panahon na. Si Reinaldo ay nagdanas ng malaking kaaliwan ng mabatid na ang kanyang ama ay pinagukulan siya ng mga huling pangungusap, at isang bagong pagasa ang nagsupling sa kanyang puso.

—¿At ang mga anak ko? ang wika, ¿ang mga kaawaawa kong mga anak? Hindi, hindi ko makikita hanggang di ako matiwasay. Nababatid ko na kapag

sumasapiling ninyo, ay mabuti at walang sukat ipangamba.

Upang masamantala ni Elena ang minimithing pagkakataon, ay nagwika:

—Reinaldo, nagtiis akong mahabang panahon, hindi mo nauunawa kung paano nagdusa ang aking puso sa aking kasi at sa aking anak; ibig ko, na ang aking kagantihan ay magdanas ng kaligayahan sa nahuhuling araw ng aking kabuhayan.

—Ina ko, ang saad niya, dapat ninyong mabatid na wala akong ibang hangad kundi ang kayo'y paligayahin.

—Mabuti, nalalaman mo, na samantalang naghahari ang pagkakaalit ay di magiging tahimik kailan man ang kalagayan ng mga inanak. Reinaldo, kailan ma'y di kita hiningan ng ibang lingap mo; nguni't ngayo'y isinasamu ko na hanapin mo si Dora at dalhin mo dito sa iyong tahanan.

Isang pagdidilim sa galit ang tumakip sa mukha ni Reinaldo.

Masusunod ko ang lahat ng inyong ibigin, subali't iya'y... kailan man. Hindi ko mangyayaring magawa ina ko, kahima't ako'y patay na ay di ko mamarapating lumagay sa piling ng aking bangkay.

—¿At bakit? ang tanong ni Elena, na gumamit ng mga pangungusap na kasingisa ng iminulan kay Dora.

—Sa maraming pangangatwuiran; una'y sapagka't niyurakan ang aking dangal at kapurihan ng ating pangalan, at hiniya ako sa harap ng isang mahal at kagalanggalang; sapagka't... Datapuwa't ayoko, ayokong banggitin ang mga kamalian ng aking giliw, ang ganya'y isang pagmura sa sarili ko. Sukat na lamang mabatid na mahirap mangyari iyang inyong isinasamo. Hindi ko hinahangad sa kanya ang anomang ikapipinsala niya; at sa kabila nito'y ibig ko na magtamasa siya ng lahat ng kisig at kagalingan na mangyayaring magawa sa kanya ng aking kayamanan; nguni't ipagpa

tawad ninyo sa akin ang siya'y sumapiling ko at makausap.

—¡Kataasan sa ganang iyo at higanti naman sa ganang kanya! ¡Oh, Reinaldo, sa ano mapuputulan ang ganyan? Magdilidili ka, ang taong lalong marang̃al at mahal ay yaong marunong na maghari sa kanyang sarili. Ilagay mo sa isang sulok ang kagalitan at patawarin mo ang iyong giliw.

—Mamamatay muna ako, ang pakling taglay ang kapaitan.

—Kung gayon, ang saad ni Elenang nalulungkot, sasabihing ko sa iyo ang gaya ng̃ sinabi ko kay Dora: ¡Ikaw ang bahala! Ang kagalitan at paghihiganti ay di nararapat papaghariin, sapagka't sa kabila niya'y pagbubung̃ahan ng̃ malaking kapahamakan.

—Ina, ang saad ni Reinaldo, ito na lamang ang huling sandali ng̃ ating paguusap ukol sa bagay na iyang nakagagalit sa inyo at sa akin. Sa banta ko'y mapatatawad ko ang aking giliw sa wakas ng̃ aking kabuhayan; ng̃uni't hindi sa ng̃ayon.

Ang huling pagasa ni Elena ay pawang nabigo; wala siyang akala kundi mahihikayat niya ang kanyang anak sa mg̃a unang sandali ng̃ kanyang pagdating, at hindi niya inisip ang katigasang loob ni Reinaldo na siyang naging dahilan ng̃ matinding damdamin tinamo ng̃ nasira niyang kasi.

—¿Ibig mong makita ng̃ayon ang iyong mg̃a anak? Ipatatawag ko sila. Makikita mong anong pagkagaganda ng̃ dalawa, si Beatriz ay nawawangking mabuti sa iyo, nagtataglay ng̃ pagmumukha ng̃ mg̃a Earle, at kung hindi ako namamali ay sampu ng̃ mg̃a kaugalian.

—Beatriz—ang wika ni Lilia sa kanyang kapatid ng̃ nananaog sa maluluang na baytang ng̃ hagdanan, nagigikla ako. Ibig kong alalahanin ang bahagyang natutungkol sa ating ama, sa kanyang tinig at ng̃iti sapagka't anaki'y nakakikita ako ng̃ isang di kilala.

Anong gagawin natin, kung hindi tayo magkaroong giliw sa kanya?

—Isipin natin ang ating kinakailangan, ang tugon ni Beatriz. ¿Anong gagawin natin kung di siya magkaroong giliw?

Sa gitna ng gayong pangungusap at tapang, si Beatriz ay halos nanginginig ng mabuksan ang pinto ng *biblioteca* at nakita niya si Elena na sinasalubong siya. Nang malapit sa may gawing labas ay itinaas ang mga mata at nasumpungan niya sa kanyang harap ang isang kabalyerong mataas, na may mukhang mainam at walang tigatig na malas, na para mandin halos nababasa niya ang nilalaman ng mga kaisipan.

—Ito ang si Beatriz, ang saad ni Elenang tinatabnan ang kamay ng kanyang apo.

Si Reinaldo ay namangha sa kagandahan ng batang yaon.

—¡Si Beatriz, tunay nga! ang wika at saka hinagkan ang mataas at malapad na noo. Nang huling pagkakita ko sa iyo ay isa ka pa lamang mahinang bata.

—Hindi po ako mahina ngayon, ang pakli niyang nakangiti; inaasahang ko na mamahalin ninyo ako, ¿hindi ba ama ko? Sa ganang akin ay walang sukat kayong ipagalinlangan kung sa pagmamahal.

Itong magiliw at tapat na pangungusap ang siyang bumihag sa kanilang magiliw na kalooban.

Pagkawika nito ay ibinaling naman ang kanyang mata sa may mamulamulang buhok at may matamis na ngiti ng isa niyang anak.

Ako'y si Lilia, ama ko, ang saad nito na taglay ang maliwanag at mataginting na tinig, marapatin mo po na malasin ako at mahalin.

Gaanong pagmimithi ko noong una pa, ang wika ni Reinaldo, na makita kayo. Nabalitaang ko na ang

aking dalawang anak ay malalaki na at magaganda; anopa't kailan ma'y hindi ko inakala na magkakagayon.

Minsan pa ring sumaisip na isamo ni Elena ang ina ng mga bata sa kanyang anak upang patawarin; datapuwa't napigilan. Para man ding umaalingawngaw sa kanyang pangdinig yaong huling pangungusap na: "Sa banta ko'y mapapatawad ko ang aking giliw sa wakas ng aking kabuhayan; nguni't hindi sa ngayon".

# XXII

MALIGAYANG lubos si Reinaldo nḡ gabing yaon nḡ kanyang pagdating; nasisiyahan siyang labis sa dalawa niyang anak.

Nasasabisabi ni Elena na mahirap maunawa nḡ isang di nakakikilala ang katayuan ni Reinaldo at nḡ magkakambal na anak nito, sapagka't hindi sasabihing ama kundi kapatid na matanda lamang.

Nagpahanda nḡa si Elena nḡ hapunan sa isang maliit na silid na napapalamutihang mabuti, na kinaroroonan nḡ isang daluyangasó na nilalabasan nḡ tumi tilamsik na apoy. Pinuri ni Reinaldo ang kaisipan nḡ kanyang ina, na nakaaalaala nḡ mḡa kaugalian nḡ kanyang bayan.

Pagkatapos nḡ hapunan ay pinapagkanta si Beatriz na hindi naman tumutol sa adhikang maipakilala sa kanyang ama ang kadakilaan nḡ kanyang nalalaman.

Yaong marikit na tinig ay nakawiwili; si Beatriz ay kumanta nḡ bigay kaya. Nang matapos na ang kanta ay ipinagutos ni Elena kay Lilia na kunin yaong aklat nḡ kanyang mḡa pintura, na kinamanghaan ni Reinaldo sanhi sa katalinuhan at kainaman nḡ pagkakayari: ang isa sa mḡa pinturang nakaakit sa loob ni Reinaldo ay yaong nagpapahayag nḡ marikit na panoorin na taglay ang dagat na malapit sa Knusford noong di malilimutang araw nḡ Mayo.

—Iyan ay isang pinturang dakila, ang saad ni Reinaldo; kinakailangang ilagay sa isang kuwadro. Na ibigay mo ang kulay na dapat taglayin, parang tunay nga, nakikita dito ang ningning ng araw na tumatama sa ibabaw ng tubig. ¿Saan mo inilarawan ang pintu rang ito.

—¿Hindi ba ninyo nakikilala?—ang tanong ni Lilia —Sa Knusford sa malapit sa bahay ni ina.

Si Reinaldo ay nagdanas ng bahagyang panginginig: ¡Ang bahay ni ina! Ang mga pangungusap na ito ay nagbigay sákit sa kanya.

—Ito ang mga Alamos,—ang patuloy ni Lilia—ting. nan ninyo ang mga punong kahoy na iyang pagkatatayog. Ito ang durungawan ng silid ni ina at ito ang pook na pinagaaralan namin.

Si Reinaldo ay natigilang minasdan ang pintura na kinakikitaan ng payapang *alqueria*, tahanan ng kanyang giliw; hindi kinukusang sumaksak sa kanyang kaisipan ang mga nakaraan.

—¡Ah! hindi, hindi mangyayaring patawarin siya; ni pahintulutang banggitin ng kanyang mga anak. Inilagay sa isang tabi ang mga pintura at hindi na muling inungkat na ipakuwadro.

Nang ang dalawang magkapatid ay yumaon na sa kanilang silid upang mamahinga, si Reinaldo ay na. tirang nagiisip sa kagandahan at nakapanghahalinang pagmumukha ng kanyang mga anak; datapuwa't nang mga sandaling yaon ay dapat mabatid na kung may pagtatangi siya sa pagmamahal sa dalawa, ay walang sukat mapagaalinlanganan na matutungkol kay Beatriz.

Si Elena ay nagpahinga na, at napagiwan siyang nagiisa sa malapit sa apoy na nangangarap ng gising tulad sa kanyang ama ng mga unang dako pang siya'y maliit.

Hindi pa man huli upang makabawi sa kakulangang yaong kanyang nagawa, ang sumasaisip niya; datapu wa't ang kinakailangan ay huwag magaksaya ng pana-

hon. Iuubos niya ang lahat niyang kakayahan sa lalong madaling panahon ukol sa kanyang pagaari, ninanasa niya na ang ganang kanya ay maging katangitangi.

Iniibig niyang labis, na ang kanyang mga anak ay matanghal na lumalo sa gitna ng karangalan, lalunglalu nanga si Beatriz, na sa kagandahang angkin, may marikit na tinig at katangitanging kilos, ay siyang natatalagang maging reyna ng kagandahan. Sa karamihang mga kadakilaang tinataglay, ay walang pagsalang makahihigit sa kanyang pagaasawa, na siya pang magdudulot ng lalong ikadadakila sa kagalanggalang na ngalan na kanyang minarapat. Kung sa panahong haharapin ay maungkat ang mga bakas ng magusot niyang pagaasawa, ang sa kanyang anak na si Beatriz ang siyang babawi sa bahagi ng kanyang kamalian.

Samantalang nagiisip siya, na nagmamalas sa galaw ng liyab ng apoy, ay naalaala niya na ang gayon ay nababatay ngayon sa lahat ng mga pagasa at pangarap ng kanyang buhay sa kay Beatriz, tulad ng sa kanyang ama ng nakaraang panahon na taglay ang pagasa hinggil sa kanya. ¡Ah! ¡tingnan natin kung sa kanya'y magdadaan din ang gayong katakottakot na damdamin! Nguni't iya'y hindi mangyayari, babantatayan niya at walang sukat ikatakot sa anomang bagay.

Nang kinabukasan, makaraan ang pagaalmusal ay itinanong ni Elena sa kanyang anak kung ano ang nasa sa loob upang magparaang araw at kung iniisip niyáng pumaroong kasama ang mga bata sa Holtham.

—Wala po, ang saad ni Reinaldo, ibig kong makipanayam sandali sa mga bata ngayong umaga at pagkatapos ng tanghalian ay saka na kami paroroon sa Holtham.

Ang adhika niya'y dalhin ang mga anak niya sa kaisang pook na pinagdalhan sa kanya ng unang dako ng ama niya at doon ipagsabi ang kanyang mga pa-

ngaral na kasingisa ng kanyang tinamo, at gayun nga, siya't ang mga anak niya'y magkasamang tumungo sa galeria ng mga pintura.

Doon siya nagsaysay ng malumanay at malambing.

—Dinala ko kayo dito, sapagka't may sasabihin akong kaunting bagay na mabuting isagawa dito. Matagaltagal na mga anak ko, na ang aking ama'y dinala ako sa galeryang ito upang bigyan ng mga lalong mahinahong pangaral at ngayo'y nais kong ipagsabi naman sa inyo. Nahahanda akong magmahal sa inyo at di naman lingid marahil ang ganito, ang dakilang mithi ko'y walang iba kundi ang paligayahing ko kayo; nguni't nais kong magtapat kayo sa akin ng kalihimang tinataglay ninyo. Kung sino sa inyo ang may taglay na kalihiman sa puso, ay ibig kong maunawa sa ngayon; kung sino man ang may iniibig sa inyo ay nais kong maalaman kung kanino. kahima't isang taong di nararapat. Dagli kong patatawarin ang anomang kakulangang kinamtan; datapuwa't kailan ma'y hindi ko patatawarin ang sinomang sa aki'y di magtapat...

Ang dalawang magkapatid ay kapuwa hi di makaimik; si Beatriz sanhi sa takot at pagaalinlangan; si Lilia nama'y dahilan sa ganap na pagkagulo ng kalooban.

—Sa mga kalalakihan ng ating lahi, ang patuloy ni Reinaldo, ang ilan ay nagkamit ng mga kamalian; nguni't sa mga babaye ay wala sino man. Kayo'y nauukol sa lahing mahal kaya't nararapat na sinoma'y huwag magkaroon ng anomang bahid dungis sa kabuhayan; kung sakasakaling sa kasawiang palad ó kakulangan ng pagkaalaga, ang sino man sa inyo ay nagkamit ng isang kamalian kahima't magaan, ay ibig kong maalamang madali at aking patatawarin.

Wala isa man sa dalawa ang nangahas magsalita, at sa tinig ni Reinaldo ay napapansin ang isang di pangkaraniwang pagbibigkas ng magpatuloy:

—Ako ma'y nagkamit din ng isang gawang di nararapat at dahil doo'y napilitan akong umalis ng ta-

hanan ng̃ aking ama ng̃ mg̃a unang panahon ng̃ aking kabataan. Hindi ko sukat saysayin pa ang naging mula; ng̃uni't, mangyayari kong patunayan na ako'y napadala sa masamng hilig ng̃ sarili. Matatagpuan ninyo kapuwa sa akin ang higit kong pagmamahal, kailan pa ma't mananatili kayo sa ikararang̃al ng̃ inyong sarili at magmamatapat: datapuwa't gaano man ang pagibig ko sa inyo sa ng̃ayon, ay di ko mapatatawad kailan man ang dumaya sa akin.

—Di po ako nagsalita kailan man ng̃ kasinung̃aling̃an sa aking buhay, ang pakli ni Lilia na taglay ang kasiyahang loob. Ang aming ina ay laging ipinang̃ang̃aral sa amin na magsanay sa katotohanan.

—¿At ikaw pinakaiibig kong Beatriz? ang tanong niyang magiliw sa kanyang anak.

—Wala po akong masasabi kundi katulad din ng̃ sa aking kapatid: ang mataas na tugon ng̃ dalaga.

Nang maipagsulit ang ganitong mg̃a pang̃ung̃usap, ang pamumula ng̃ kanyang mg̃a labi ay naparam, sa pagka't sumaksak sa kanyang gunita yaong sumpa niyang ginawa kay Hugo Fernely.

—Naniniwala ako, ang pakli ng̃ kanilang ama, para kong nababasa ang katunayan sa inyong mg̃a mukha. Gayun ma'y ibig kong ulitin ang aking pang̃ung̃usap na kung may natatago sa inyong kalooban, ay panahon pang sukat na ipagtapat.

Muling itinaas ni Lilia ang matamis niyang titig.

—Ako po ay walang anomang lihim, ang saad; ang aking pinagdaanan ay tulad sa isang bukas na aklat at mangyayaring mabasa ang kanyang bawa't dahon.

—Salamat sa Diyos! ang patuloy ni Reinaldo na ipinatong ang kamay sa ulo ng̃ kanyang anak.

¡Gaanong dalamhati ang sumaalaala niya ng̃ pagkapabaya niya ng̃ di pagpipilit kay Beatriz! Wala siyang akala kundi ang mg̃a katugunan ni Lilia ay sintulad din ng̃ sa kapatid nito, at di nagalinlang̃an sa lakas ng̃ mg̃a tibok ng̃ pusong yaon sa sigabo ng̃ takot.

Nababatid kong ang kabataang tulad ninyo, ay malimit magkaroon ng mga kalihiman sa pagibig: sinabi ninyo na wala kayo ng ano pa mang lihim, ako'y nananalig. Wala akong sukat na idagdag kundi ang mga ilang katagang pangungusap. Di maglalao't mapapasok kayo sa gitna ng kapisanan, na siyang ipagkakaroon ninyong walang pagsala ng maraming mamimintuho; na kung magkagayon ay siyang pagmumulan ng panahong ikaliligalig ng inyong kalooban, kung kaya ibig kong huwag kayong makalimot sa aking mga pangaral ay sapagka't walang napakadustang bagay at nakapagpapababa ng uri ng isang lahi kundi yaong isang lihim na pagibig. Isa sa mga inanak ng ating lahi ay nahulog sa ganyang pagkukulang, at igaanong pagtitiis ang naging kahangganan! Walang kailangan sa akin ang sino man ang magmayari sa inyong pagibig; nguni't kinakailangan ang wagas na pagtatapat. Kahima't gaano kalaki ang pagmamahal ko, kung ang isa sa inyo ay mahulog sa gayong pagkakasala, ay magtatamo ng higit na parusa. Hindi ninyo masasabing ang ganito'y kalupitan at kabagsikan; ipinagtatapat ko sa inyo ang lahat ng ito sapagka't mayroon akong katuwirang mabisa sa ganyan; at bagamang mapait na salitaing ko ang papaganito sa inyo ay napilitan ako palibhasa'y aking wagas na tungkulin. Nguni't namamalas kitang nakangiti, Lilia, ¿bakit? ¿anong nangyayari sa iyo?

—Kundi ko kayo nakikitang mabalasik, ay di lamang na ako'y ngingiti, kundi bagkus tatawa pa ako ng boong kasiyahan. Bago umibig ay nararapat sabihin kung sino: nguni't sabihin mo sa akin, Beatriz, ilang tao ang nakilala mo sa Alamos. Ang tagabukid na si Leigh, ang doktor na si Goode sa Seabay na manakanakang dumadalaw sa kay ina kung nagkakaramdam, ang dalawang manggagawa at ang nagaalaga ng mga hayop, ang lahat ng ito ang aming mga kakilala hanggang sa maparito kami sa Earlescourt. Dito

ay nakita namin si Enrique at ang Principe di Borgezi. Marahil ay nalimutan na ninyo, pinakaiibig kong ama, na kami'y nanggaling sa kabuhayang tiwalag sa mg̃a kapisanan.

Naalaala ni Lord Earle na makatuwiran ang gayon: Mabuti, ang saad niya; ng̃uni't inuulit ko na di malalao't papasok kayo sa kapisanan, at dahil dito'y ibig kong bigyang kayo ng̃ pang̃unang pang̃aral. Hindi ko hang̃ad na panghimasukan ang inyong mg̃a damdamin; ang tang̃ing ipinagbabawal ko, at kailan ma'y di ko mapatatawad ay ang lihim na pagibig.

Makaraan ang ilang panahon ay naalaala niya na ang kanyang anak na si Beatriz ay naglihim sa kanya ng̃ mg̃a sandaling paguusisa niya, at nanatiling nakaling̃on ang mukha sa gawing tagiliran.

—Tunay na di nakagagalak,—ang wika ni Lord Earle, ang bagay na ating isinagawa; ng̃uni't salamat at atin nang nawakasan; walang ibang natitira na sukat kong idagdag, na kahima't hindi ko hang̃ad, na gaya nang̃a ng̃ nasabi ko, na baguhin ang lakad ng̃ iyong damdamin, subali't naghahari sa aking puso ang isang pagnanais.

Si Lord Earle ay natigilan ng̃ mg̃a ilang minutong nagmamasid sa larawan ni Alicia Earle na kinahahang̃aan ni Beatriz.

—Wala akong anak na lalaki isa man, ang patuloy, at kayo, mg̃a anak ko'y hindi makapagmamana ng̃ aking título ni ng̃ mg̃a kayamanang ko, sapilitang mahuhulog sa kamay ni Leoncio Dacre. Kung sa balang araw ay mapili niya ang sino man sa inyo na kanyang maging giliw, ang aking masidhing nasa ay walang pagsalang masisiyahan. Yamang natapos ko na ang aking mahabang pagsasalaysay, ay sa palagay ko ay nararapat na tayong maghanda upang pumaroong dumalaw sa ating mg̃a kaibigang Enrique at Laurence.

Hindi gaanong nakapagmuni si Beatriz ng̃ mg̃a sandaling yaon; subali't ng̃ gumabi ng̃ siya'y matutulog

ay doon niya nasiyasat ang lihim na iniñgatan niya sa kanyang dibdib.

Ibigibig na niyang ipagtapat ang lahat sa kanyang ama at ng mga sandaling yao'y nagsisisi siya kung bakit di niya isinagawa. Marahil ay bibigyang kasalanan siya, datapwa't mangyayaring siya'y mapatawad; at sa dahilang kinusa niyang ikubli ang kagagawan ng kanyang kabataan, ang panahon ng kapatawaran ay nakaraan na. Gaano man ang pagibig na tinataglay sa kanya ng ama niya, ay walang sukat na kapatawaran ang maaantay niya, sakaling mabatid ang kanyang itinatagong kalihiman.

¡Ay sa aba niya! malilisan niya marahil ang maganda at palalong tahanan at ang mga malikmata na nilikha ng kanyang kapalaran upang muling manumbalik sa Alamos at doon magtira magpakailan man: nararapat ngang ikubli ang lihim. Nguni't... kung matapos na ang lahat, ¿ano't magkakaroon ng mga pagkakagulo sa gayong kadahilanan? maraming bagay ang nangyari...

Yaong sasakyang dagat na nakapangingilabot kung suma sa alaala ay mangyayaring nawala na sa kalawakan ng dagat; at walang anomang pagdaramdam sa kanyang pusong isinasaisip ang mangyayaring pagkamatay ng lalaking yaon, na sumisinta sa kanya na katulad ng mga ilang nangingibig sa ibabaw ng lupa.





# XXIII

SAMANTALANG ang panahon ay nakalilipas, ang pagkukubli ay untiunting napaparam kay Lord Earle at sa kanyang mĝa anak.

Si Reinaldo ay nagsumikap sa ikauunlad nĝ kanyang kalagayan: na parang-malikmatang nakapagpatayo nĝ maririkit na maliliit na bahay, sa lugal nĝ mĝa sirasirang dampang tinatahanan nĝ mĝa kaawaawang mangungupahan. Ang mĝa bagong paaralan at kapilya ay nagpapatutoo nĝ kanyang masikap na pagpupunyagi sa ikasusulong nĝ kaisipan. Ang lahat ay pumuri sa kanyang pagsisikap at kasipagan.

Hindi rin siya nagpabaya sa mĝa tungkulin sa kapisanan; ang malalaon niyang mĝa kaibigan sa bahay ay siyang madalas anyayahang dumalaw sa kanya. Ang panĝalan niya'y tinatawag nĝ boong galang at giliw; ang alingawngaw nĝ mamamayan ay sa kanya nga nabuhos na lahat.

Nang malapit na ang tagaraw, si Lord Earle ay malaki ang pagmimithi na ang kanyang mĝa anak ay magkaroon nĝ kaalaman sa mundo. Si senyora Elena ay siyang nanunungkol na kanilang patnubay at tagapagturo, at walang halos na panahon na di sa pagsisikap sa ikauunlad nila.

Nang isang umagang nakikipanayam si Elena sa kanyang anak hinggil sa panukalang paglalakbay, ito'y dagling tumugon na anya'y:

—Sabihin ninyo ina ko, ¿kung saan naroroon ang inyong mga hiyas? Ngayon ay hindi ko na nakikita sa inyo.

—Nakatago mula pa ng mamatay ang iyong ama, at hindi ko na gagamitin pa. Ang mga hiyas na iyan ay gagamitin ng giliw ng ngayo'y si Lord at hindi ng balo ng namatay, kaya nga't hindi na nauukol sa akin.

—¿Mamarapatin ba ninyong ating makita? ang tanong ni Reinaldo; sa banta ko'y ang ilan doon ay mangyayaring magamit ni Beatriz at ni Lilia.

Binatak ni Elena ang tali ng kampanilya at ipinagutos sa utusang babaye na kunin ang kahong kinalalagyan ng mga hiyas.

Si Beatriz ay walang pagkasiyahan sa tuwa at panggigilalas, at ang kanyang kapatid ay nangiti ng siya'y mamalas. Ang mga hiyas na iyon ay para manding natataan para sa reyna: ang mga diyamante ay pawang dakila at nagiinaman; ang mga rubi ay nagsasabog ng mapupulang kislap; ang maseselang na perlas ay nagtataglay ng katangiang anyo at ang mga esmeralda ay halos walang makakahalaga. Ang isa sa pinakamainam na kagamitan sa hiyas na nabanggit ay natatampukan ng mga opalo at brilyante.

—Naito, ang saad ni Reinaldong hawak ang mga hiyas sa isa niyang kamay, may halagang napakalaki. Dito'y may mga opalong lalong mainam sa mga kilala: pawang galing sa putong ng prinsipe sa India, at kaloob sa isa sa ating kanunununuan.

—Marami ang sabisabi hinggil sa masamang palad na dala ng mga batong ito, kaya't hindi ko gaanong minamahal.

—Ibigay ninyo sa akin ang mga opalo, ama, ang wikang nakangiti ni Beatriz; ako'y hindi mapamahiin. Wala akong ibang pinanununtanganan sa sarili na isa

sa mg̃a kailang̃an sa buhay ang magkaroon ng̃ maga-ganda at mahahalagang hiyas. Ibig ko man ang mg̃a diyamantes, ng̃uni't itong mg̃a maiinam na opalo ay nakalulugod sa akin. Kinuha ang kawing na hiyas sa kanyang mg̃a kamay, at dahil doo'y napansin ng̃ kanyang ama ang singsing na opalo na nakasoot sa kanyang daliri.

—Ang singsing na ito ay napakainam, ang saad na hawak ang kamay ng̃ kanyang anak. Ang mg̃a opalong tampok ay mahalaga, sino ang may bigay sa iyo Beatriz?

Ang tanong na iyong bigla ay nakagulo sa kanyang diwa; nakalimot siya sa taglay na sagisag ng̃ singsing at ginagamit niya dahil lamang sa kaugalian.

Nang unang sandali'y anaki mandi'y nawalan siya ng̃ diwa at ang kanyang puso'y hindi tumitibok; ng̃uni't naglakas loob siya, at saka malumanay at magiliw na nagwikang:

—Bigay sa akin doon sa Alamos.

Sa kalambing̃an ng̃ pagkakabigkas ay sumaksak sa kaisipan ng̃ tatlong doo'y nagkakaharap na, marahil ay kaloob ang singsing na yaon ni Dora, at si Beatriz ay hindi nagpaliwanag ng̃ ano pa man.

Si Reinaldo ay natira sa matuwang pagmamalas sa kanyang mg̃a anak samantalang namimili ng̃ mg̃a hiyas na lalong ikalulugod nila. Ang pagkakaiba ng̃ paggusto ng̃ dalawa ay pumukaw sa kay Lord. Si Beatriz ay kinuha ang mg̃a diyamante, rubi at ama-tista, samantalang ang kapatid niya naman ay mg̃a perlas at esmeralda.

Ang unang ginawa ni Beatriz ng̃ nagiisa na siya ay ang alisin ang singsing na opalo at itago sa na-sususian. Magpahanggang sa mg̃a oras na iyon ay hindi magkamayaw ang kaisipan niya hinggil sa pag-kakatanong ng̃ kanyang ama. Yaong nakasisindak na lihim ay siyang laging gumagambala sa kanya.

. . . . . . . . . . . . . . . . .

Sa wakaa ay sumapit ang panahong pinakamimithi na ang mga anak ni Reinaldo ay masok sa kapisanan, at sanhi sa ganitong adhika ang boong maganak ay lumipat ng tahanan sa Londres.

Ang pangyayaring yaon ay nagbigay ng tunay na lugod sa mataas na samahan; na kahi't saang sulok ay walang maririnig kundi ang kagandahan ng dalalawang magkapatid.

Walang sayawan na di sila iranyayahan.

Ang mga artista ay inilalarawan sila ng iba't ibang anyo; kung minsa'y tulad sa isang liryo at isang rosa, kung minsa'y tulad sa gabi at araw, kung minsa'y sa araw, at buwan. Ang mga makata ay hinahandugan sila ng mga kanta at ang mga kaibigang nagsisisuyo'y walang pagmamaliw sa kanilang paligid sa bawa't oras.

Si Beatriz sa gitna ng gayong walang kapanatagang kabuhayan ay nasasabisabi niya sa sarili ng boong sigla:—Ito nga ang tunay na kabuhayan.

Nang panahong yaon si Heberto ay sumapit sa ganap niyang gulang at nagising ang kanyang gunamgunam sa Londres. Kailan at kangino pakakasal ang binatang ito, mga tanong na tuwituwi na'y napaguusapan ng mga inaina at ng kanilang mga anak na babaye. Siya'y nagtataglay ng malalawak na lupain sa Escocia, matangi pa sa kanyang mga kastilyo sa Linton at Craig, na kapuwa pinakamainam sa Inglaterra, at isang palalong tahanan sa Belgravia.

Binatang sukdol ng yaman, napakabuting ugali at maibigin, ang siyang mga kaugaliang tinataglay niya at siyang kinasasanhian ng daandaang nagmimithing maging giliw niya na siya niyang natutuhang ilagan. Tumatawa siya, nagsasalita, sumasayaw at nakikisalamuha sa mabuting kapisanan; nguni't wala pa magpahanggang sa mga sandaling yaong nakapupukaw sa kanyang puso.

Si Constanza Tachbrook, ang pinakamagandang dalaga sa Londres ang nagsagawa ng lahat ng paraan

upang mahikayat ang mahal na mayaman, nguni't walang napagsapit.

Ang maganda at kayumangging si Florencia Cranbourne, ay pumusta na sa timpalak ng dalawang *vals* ay mahihikayat niya sa higit sa tatlong pagpapaunlak ang mataas na ugaling si Lord Airlie; nguni't sa kasamang palad ay natalo ang pusta.

Ang katotonanan ay ang binatang yaon ay may wastong turo. Matagal ng panahong kanyang pinasyahan na di magaasawa hanggang di siya makatagpo ng babaying iibig sa kanya at hindi sa kanyang yaman. Humahanap siya, datapuwa't ang kanyang mithi sa lahat ng mga kagandahang nakaliligid sa kanya ay wala siyang matagpuan.

Di pa natatagalan ng pagdating ni Lord Earle sa korte ay narinig niya ang papuri sa lahat ng dako sa kagandahan na isa sa mga anak nito: ng pasimula'y hindi niya pinansin, at ipinalalagay niyang walang pinagibhan ang gayon sa mga karaniwang kanyang namamalas.

Isang umagang walang magawa si Lord Airlie, ay naparoon sa isang handaan na isinagawa sa isa sa mga marikit na pagaari ni Downham. Nagpaalam ang mga unang panaohin at matapos makapagbigay galang ay tumungong nagpasiyal sa mga halamanan.

Ang lahat doo'y pawang kakisigan at kagandahan na nakabihag marahil sa damdamin ng iba, nguni't hindi kay Heberto na nakakikilala ng lahat ng iyon.

Yaong marikit na araw ay para manding sa Italia at hindi sa Inglaterra; masaya, maliwanag, maaliwalas at ang banayad na simoy ay balot ng mga bango at panghalina.

Sa alin mang dako'y namamalas ang di mabilang na mga tindahan, na ang mga watawat ay nagpapaspasan sa hangin, may mga sarisaring banda ng musika na nakalagay sa iba't ibang pook; anopa't si Lord Airlie ay naglalakad ng walang ganap na tinutungo na

tumutugon sa bawa't bating sa kanya'y itinutungkol.

Inakit sa wakas ang kanyang kalooban doon sa isang mainam na glorieta na natatakpan ng̃ mg̃a rosas; mula doon ay namamalas ang niluangluang ng̃ dagat-dag̃atan at mg̃a di mabilang na sasakyang maliliit na nagkalat saan mang panig.

Nasok doon ang binata at saka lumikmo, anopa't wala siyang akala kundi siyang siya lamang ang naroroon; datapwa't ng̃ mahawi ang isang sang̃ang nakatatakip sa kanyang panin̄gin ay nakarinig ng̃ tinig sa kabilang dako.

Di kinukusang pinakimatyagan, sapagka't ang mg̃a tinig na yaon ay matamis na kaisa ng̃ awit ng̃ alondra, at yaong isa ay lalu pang mataginting na kailan ma'y di niya narinig kundi noon lamang sa tanang buhay niya.

Manu nang̃ang huwag tayong magantay ng̃ maluat dito, Lilia, ang saad ng̃ isang masayang tinig. Pinang̃akuan tayo ng̃ ating nunong si Elenang dadalhin tayo sa gawing dagatdagatan.

¡Anong katuwatuwa! ang naging sagot: ng̃uni't ikaw ay laging maibiging magtira sa gitna ng̃ kasayahan.

—Oo ng̃a, sapagka't nasubukang ko na ang mamuhay sa pagiisa at katiwasayan sa tanang buhay. ¡Oh Lilia! anong ligaya ng̃ lahat ng̃ ito; ikaw man ba'y gayon din ang iyong akala; datapwa't hindi mo lamang ipinagtatapat na gaya ko.

Umalin̄gawng̃aw ang isang ng̃iting pinipigil, at pagkatapos ang kaisang tinig ay nagsulit: tunay na ako'y nahahang̃a sa pamumuhay sa Londres, n ayon ay talagang matatawag na "pamumuhay"; sa bawa't sandali ay nagdudulot sa atin ng̃ katuwaan. Kung mayroon mang katiwalian, ay sapagka't ang ating kaisipan ay hindi makapagsalaysay.

—¿Anong ibig mong sabihin?

—¿Hindi mo ba ako nawawatasan? Si Elena ay tuwi na'y pinagsasabihan ako ng̃ kapakanan sa kapisanan. ¡Kaawaawang nunong babaye! ang kanyang diwa

hinggil sa mabubuting bagay, ay anaki mandin sa akin ay kawalan ng̃ lahat na damdamin. Ako, sa ganang akin ay hindi pumupuri sa kanyang panukala.

—Datapwa't ako'y umaasa na iniibig ka niyang lubha.

—Oo; tantoin mong kahapon, si Cairn ay isinalaysay sa akin ang isang napakalungkot na istorya ng̃ isang binatang kaibigan niya, at ang mg̃a luha'y nukal sa aking mg̃a mata. Tunay na ang salon ay tigib na tigib ng̃ tao, ng̃uni't hindi ko mangyaring napigil ang aking pagluha. Si Elena ay karakarakang isinaad sa akin na nararapat kong pigilin sa harap ng̃ tanan ang aking masidhing damdamin. Makaraan ang ilang sandali ay, si Dolchester naman ay nagulat sa akin ng̃ isang kapahamakang lubhang nakatatawa ni Everton, na sapagka't siyang karaniwan, ay natawa akong pabulalas, bagamang di halakhak, at ang nuno nating babaye ay tiningnan ako ng̃ tinĝing nagbabawal. Ayon sa aking akala ay hindi ako magkakamit ng̃ pagkaalam sa tinatawag na "kaayusan sa kapisanan".

—At kung magkamit ka, walang pagsalang magiging maalindog kang tulad sa ng̃ayon; ang pakli ng̃ kanyang kapatid.

—Gayun din, nakalulugod sa akin sabihing manakanaka ang tapat kong iniisip, na hindi ko mangyaring mapigil. Nang sabihin sa akin ni Everton ng̃ papalalong estilo na nagugulat sa sarili niya, ay nagkaroon ako ng̃ kaibigang sabihin sa kanya na ang ibang mg̃a tao ay nang̃agugulat gayun din sa kanya. Inibig ko rin sanang sabihin sa mapagmakisig na si John, na ang lahat ng̃ pumupuri sa kanyang harap, ay nagtatawa pagkatapos sa kanyang kahinhinan. Nakalulugod masabi ang katotohanan sa lahat ng̃ bawa't sandali: ¿hindi ba gayun din ang iyong akala, Lilia? Itinatakwil ko ang kabulaanan at ang pagpapaimbabaw, kaya ng̃a't ako'y may paniwala na si Elena'y di masisiyahan kailan man sa aking kaugalian.

—Tunay ngang ikaw ay matapat at pangahas, ¿naaalaala mo ba ng tayo'y naroroon sa Alamos, ang lahat ay may paniwala na isinasaysay mo ang mga bagay ng boong kaliwanagan, at sa wastong pangyayari? ang tanong ni Lilia.

—Marapatin mo sanang huwag akong kausapin ng natutungkol sa Alamos, ang pakli ni Beatriz. Ang kabuhayang ito ay kakaibang lubha; ang lahat dito ay kaligayahan at katuwaan at nagdaranas ako ng kasiyahang higit magpakailan man. Doon ay pawang nakaliligalig sa akin, dito'y wala akong masasabing anoman.

Nagkaroon ng maikling pagkakahinto ng salitaan, at si Heberto ay ninasang mamasdan ang mga naguusap: ¿sino kaya ang dalagang iyon na nangungusap ng pawang pagtatapat, at sumisinta sa katotohan sa anomang bagay? Kaginsaginsa'y napatingin ang binatang nakikinig at nuwing nahihintakutan. Binitiwan ang mga sanga ng rosal at ng pasimula'y wala siyang nakita maliban sa mga ginintuang mga bulaklak ng isang kodeso; nguni't pagkatapos ay napansin niya sa gawi pa roon ang ulo ng isang dalagang nakahilig sa ibabaw ng isang ramilyeteng mga biyoleta, at sa piling nito ang mukhang marikit at nakaaakit na kailan ma'y hindi niya namalas. Bahagyang sumilakbo ang kanyang mga labi ang isang marahang sigaw sa pagkakagikla.

Kinamanghaan niya ang libolibong kagandahan; nguni't walang maitutulad sa nilalang na yaong nakabibihag. Yaong mga matang itim na puno ng isang panghalinang di maipagsasaysay ang mahahaba at mapungay na pilikmata na lumililim sa kanyang mga pisngi, ang mga sariwa't nakangiting mga labing animo'y pulang karmin; ang lahat ng tinataglay niya'y pawang kariktan at kagandahan. ¿Sino ang makababata? ang sumasaisip ni Heberto na di magmamalas sa dalagang yaong pinagiisipang kong makilala sa lahat ng mga babaying magaganda sa Londres.

Nasiyahan siya ng makita ang mukha ng nagsa-

saysay ng mga pangungusap na pawang matapat, kaya't nilisan ang pook na kanyang kinadoroonan.

Marahil ang kanyang mga kaibigan ay walang inakala kundi siya'y naligaw, ng sa bawa't isa'y itinatanong niya ng lubos na pagmimithi: ¿Sinosino ang nangaririto?

Si Delchoster sa mga ibang kasamahan ang siyang napagtanungan.

—Aywang ko, hindi ko matiyak ng lubusan; ang tugon, kung ibig ninyong maalaman kung sino ang reyna ng kasayahan, ay naito at inyong masdan. ¿Napapansin ba ninyo yaong nasa gawi ni Downham? Walang iba kundi yaong naroroon na si Beatriz Earle, ang dalagang pinakamaganda sa Inglaterra. Si Lord Airlie ay minasdan ang gawing itinuturo, at namalas ang kaisang ganda na nasa sa malapit ng gloryeta.

—¿Siya pala'y si Beatriz Earle?

—Oo; ang tugon ni Lord Dolchester na nakangiting masaya.



# XXIV

SI Lord Airlie ay nanatili sa pagmamasid kay Beatriz, na ito'y walang kamalaymalay sa panggigilalas na nangyayari sa binata.

—Kinakailangan na ipakilala ako ni Downham sa kanya, ang nasabi sa sarili na nagiisip ng mga sandali ring yaon kung anong bagay ang manggyayari sa gayong pagpapakilala; at isasagawa nga niya ang tanang suma sa damdamin niya: ¡subali't ¿ano kaya ang aking sasabihin sa kanya?

Si Downham ay nangiti nang ang binatang Lord ay ipagsabi sa kanya ang ninanasa.

—Maraming mga kabalyero ang sumamamu sa aking ipakilala ko sila sa dalagang Earle, ang wika niya. At ngayo'y namamalas kong kayo'y nagsadya dito sa kaisang hangarin.

Di nga nakatanggi si Downham at sinamahan siya sa pook na kinadoroonan ni Beatriz at sa mga ilang pangungusap ay ginawa ang pagpapakilala.

Si Lord Airlie ay napakamaibigin at masigasig. Ang kanyang panayam ay pili at maalindog nguni't ng dumoon sa harap ng dalagang yaon ay nagulo ang kaisipan at di nakaimik. Walang nangyari sa pagpupumilit na magbigkas ng mga ilang pangungusap; ang mukha niya ay namula at si Beatriz ay natirang nagmamalas na taglay ang panggigilalas. Sa wakas ay itinungo ang salitaan sa kasalukuyang panahon, at nag-

salita ng pagpupuri sa araw at pook na iyon. Yaong maririkit na mga mata ni Beatriz ay nagtatanong gayun man, ng boong kaliwanagan, kung wala ng iba pang sasabihin.

Nagpatuloy sa piling ni Beatriz na nanggigilalas tuwi na sa mga kadakilaan nito; si Beatriz ay nakikipagusap kay Elena at kay Lilia; tinatanggap nito ang mga pagmamakisig na itinutungkol sa kanya, na di pinapansin kahi't kamunti man ang pagkakaharap doon ni Lord Airlie, na ang gayo'y di naman ikinasukal ng loob ng binata at pinarang walang anoman.

—¿At di ba nakayayamot sa inyo ang mga bulaklak at mga pista, Beatriz? ang saad ng binata makaraan ang ilang sandali.

—Hindi po: ang tugon niya, kailan ma'y hindi nakapapagod sa akin ang pangigilalas sa mga bulaklak. Kung natutungkol sa mga kasayahan ay bihibihira akong madalo at laging higit kong naiibigan ang sa ngayon kay sa kahapon.

—Marahil ay hindi ninyo dinanas ang gaya ng nangyayari sa akin, sa pagkakagugol sa mga bulaklak.

—Namuhay ako sa gitna ng mga bulaklak at hindi sa mga kasayahan; kaya nga't nagtataglay ang lahat ng kaakitan ang kabaguhan para sa akin.

—Gaano ang pagkakaibig kong magtamasa sa mga bulaklak na gaya ninyo. ¿Mangyayari baga ninyong ibigay sa akin ang tala ng inyong minamarapat?

—Bilang katugunan ay tumawa ng boong galak si Beatriz.

Yumaon agad si Lord Airlie ng paghanap ng lalong mainam na sasakyang bote, at isinamu kay Beatriz na sumama upang magpasyal sa tubig. Nanguha sa kanyang paglalakad ng ilang mababangong bulaklak ng liryo at ng sumapit sa kabilang panig ng dalampasigan ay pumili ng isang mainam na pook na siyang pinagdalhan sa dalaga.

Ang mahihinhin at kalugodlugod na kilos ni Bea-

triz ay nakabihag sa kanya at walang nasa sa kanyang gunamgunam kundi kailan ma'y hindi siya nakasumpong ng isang dalagang napakalinis at magandang tulad nito.

Anaki mandi'y di siya inaalumana ni Beatriz na kaalakbay niya si Lord Airlie, at hindi niya pinagpapakitaan na gaya ng iba na mamalagi sa kanyang piling.

Ang mga oras ng marikit na araw na yaon ay tila manding lumilipad, at bago lumubog ang araw, si Heberto ay taglay ang kaisipang nakatagpu siya ng kanyang pinakamimithi: at kung kakailanganin niya ang ilang taon upang masunduan ang puso ni Beatriz ay di niya daramdamin at ganap niyang isasagawa.

Mahalata ni Lord Earle ang pagsusumakit ng mahal na binatang makipagkilala sa kanya, at ang pagsisikap na magpaunlak sa lahat niyang mga pitahin.

Makaraan ang piging ni Downham ay dumalaw nang madalas ang binata sa tahanan ng mga magulang ni Beatriz.

Si Elena ay nagkaroon ng lubos na pagkaibig sa mahal na binata; nguni't hindi pa niya maunawa ng mga sandaling yaon kung alin sa dalawa niyang apo ang napipili.

Ang binata sa ganang sarili ay hindi naninibulos ng gaano sa kanyang pagwawagi, datapwa't gayon ma'y pinaghaharian ng lubos na pagasang masusunduan niya ang pagibig ng dalagang pinakamaganda sa Londres. Sa harap ni Beatriz ay nagdaranas siyang lubha ng pagkagulo ng diwa at napakakandili sa matahimik na si Lilia.

Ang boong Londres aw nagiklahanan ng si Lord Airlie ay magbukas ng maririkit na salon, at sa ilalim ng kandili ng kanyang aling si Laconte ay nagmudmod ng mga paanyaya.

Libong mga pagkukuro ang kumalat na dagli sa mga lipunan ng makikisig, hinggil sa nagudyok kay

Lord Airlie ng pagsasagawa ng gayong kasayahan.

Sa aking palagay ay dadalo tayo, ang saad ni Reinaldo sa kanyang inang ipinakikita ang tarheta ng anyaya. Sa akala ko'y wala tayong anomang bagay na sukat ikagambala para sa araw na iyan. Pagsikapan ninyong ang mga anak ko ay magtaglay ng lalong kadilagan sa pagdalong ating gagawin.

Nang kanyang mamalas na ayos na ang dalawa upang tumungo sa sayawan, ay pinagharian ang loob ni Lord Earle ng isang pagmamalaki dahil sa kanila ¡Anong alindog ni Lilia sa soot niyang puting sutla at mga perlas niyang pinakaiibig; ¿at si Beatriz? Ah! si Beatriz ay anaki mandi'y isang reyna na taglay ang mahahalagang hiyas na diyamante! ang soot niya'y nasasabugan ng maririkit na mga bulaklak ng granado, at may taglay siyang isang ramilyeteng bulaklak ng liryo at berbena.

Ang kasiglahan sanhi sa sayawan ay hindi sukat mahaka: ang mga pangungusap na talinghaga ay nabibingit na sa mga labi ng tanan. ¿Kangino makikipagsayaw si Lord Airlie? Ang tanong na ito'y siyang usapusapan ng lahat ng kabinataan at kadalagahan at walang ginagawa kundi pawang pagmamasid.

Dagli ngang nilunasan ni Heberto ang mga panghihinuha ng lahat. Nang si Beatriz Earle ay dumating na sa salon, ang binata'y lumapit sa kanya upang salubungin at isinamong sa unang tugtog ay maisayaw Di nga nito hiniya at matuwang sinangayunan ang mithi na di nawawatas ang kahulugan ng gayong pag kakapili sa kanya.

Si Lord Airlie ay natira sa pagiisip ng mamalas yaong nakahahalinang dalaga na di sukat mapagalinlanganan na siyang pinakamaganda sa tanang kanyang namamalas. ¿Mangyayari kaya siyang magmayari sa pusong yaon? Nang gabing yaon ang minsang pagkamasid niyang mabuti kay Heberto: sa bawa't sandali'y naririnig niyang purihin ang kamahalang ugali, kagan-

dahan at kayamanan. Tinitigang niyang maigi at sa gayong paraan ay natalos niya na ang tinataglay na bikas ay mapagmataas at sa kanyang pagmumukha'y kung sakali't di nahahalata ang isang kariktang di pangkaraniwan, datapwa't nakikintal ang mĝa bakas nĝ karanĝalan at kabutihang ugali na lalang nĝ kamay nĝ katalagahan.

Nang malaunan ay napansin gayun din nĝ dalaga na ang binatang yao'y laging lumalagay sa kanyang piling, at gayun din narinig niyang malim't bigkasin nĝ mĝa ilang naroroon ang kanyang panĝalang kasama nĝ sa kay Heberto.

—Iniibig kong Beatriz, ang wika ni Everton, nasunduan ninyo ang mĝa kababalaghan; natuklas ninyo ang mat'gas na kalooban. Sa akala ko'y halos ang lahat nĝ mĝa dalaga sa Londres ay nagsumikap na tamuhin ang kapalarang maging sinta ni Lord Airlie, nĝuni't walang napagsapit. ¿Anong gayuma ang inyong ginamit upang manĝayupapa sa inyong mĝa paa?

—¿Sa aking mĝa paa, ang saad ninyo? wala po akong kinaalaman; ang tugon ni Beatriz. Namamalas kong nakalulugod na sabihin sa inyo sa kahulugang malalim.

—Makikita ninyo kung ako nĝa'y may katuwiran; nĝuni't nais ko lamang na inyong maalaala na ako ang siyang unang nagsabi sa inyo.

Si Beatriz ay natirang nagmumuni, kung tunay nĝang may bahagyang katotohanan sa mĝa panĝunĝusap nĝ kanyang kaibigan. Minasdan si Heberto at nahikayat siya na tunay nĝang ang sino mang babaye ay talagang magmamalaki kung masusunduan ang pagmamahal nĝ binata. Hindi sinasadyang nalinĝon at nasulyapan ang malas ni Beatriz na siyang ipinamula nĝ pisnĝi nito. Nang mĝa sandaling yaon ang binata'y lumagay sa kanyang piling.

—Beatriz, ang wika nĝ boong sigla, kung hindi ako namamali, ay sinabi ninyo sa akin nĝ nakaraang araw na nakalulugod sa inyo ang mĝa bulaklak. Ipinalala-

gay ko na hindi pa ninyo nakikita ang lalagyang ko ng mga bulaklak at kung inyong mamarapatin ay sasamahang ko kayo doon.

Di man nagbukas ng isang salita si Beatriz at tinanggap ang anyaya at ng tahakin nila ang mga nagluluangang mga salon ay sumapit sila sa kaayaaya at malusog na lalagyan ng mga bulaklak.

Ang tubig na bumubukal sa isang marikit na agusan ng tubig na nakalagay sa gitna, ay nililiwanagan ng mga tilamsik ng liwanag ng mga nagiinamang mga ilaw na tumatanglaw sa paligidligid, na nahahawig sa malikmatang pilansik ng mga brilyante.

Si Beatriz ay namamangha sa kasaganaan at pagkakaibaiba ng nangaroroong bulaklak. Nangahahanay ng pataas at ang paningin ay kumakalat sa mga iba't ibang kulay ng mga naiibang mga halaman at mga bulaklak; namamalas doon ang maseselang at mapuputing rosas na pumaparis sa maalindog na patak ng mapulang alak. Anopa't ang halamang nakapagdulot ng malaking lugod sa kay Beatriz ay yaong buhat sa India na nagtataglay ng masasamyong bulaklak na kulay ginto, at ang hugis ay nahahawig sa mga kampanilya; at ito nga ang siyang umakit sa kanyang malas.

—¿Naiibigang baga ninyo ang mga bulaklak na iyan? ang tanong sa dalaga ni Lord Airlie.

—Opo; sa akala ko'y siyang pinakamainam sa mga nakita ko: ang pakli niya.

Nang mga sandaling yaon ay nagdumali ang binatang pinutol ang sangang pinakamarikit.

Si Beatriz ay biglang nagwika ng isang salita sa panghihinayang ng makita ang gayong pagsira.

—Wala kayong sukat na ikapanghinayang, ang pabiglang saad ni Lord Airlie; kung mangyayaring pagsamahin sa isa ang kariktan ng lahat ng mga bulaklak na naririto, ay hindi ko pa kikilanling marapat para sa inyo.

Ang dalaga'y nangiti ng marinig ang gayong katangitanging pagmamakisig.

—Magmula ngayon hanggang sa haharapin, ang patuloy ni Heberto, ang halamang ito'y aking siyang tanging mamahalin.

—¿At bakit po? ang tanong niyang walang kamalaymalay.

—Sapagka't siyang nakalugod sa inyo.

Natira silang dalawa sa loob ng ilang sandali sa malalagong halamanan, si Beatriz na sinasalang ng malumanay ng kanyang mga daliri ang mga ginintuang bulaklak; ay tila manding nagigiklahanan sanhi sa kalakhan at kaalindugan ng gayong kanyang namamalas. ¿Bakit ang bukal na yaon ay umaalingawngaw ng walang patid? ¿bakit ang mga bulaklak ay anaki mandin sa kanya'y may higit na kariktan, ng marinig niya ang mga pangungusap ng sa kanya'y sumusuyo? Siya'y sinisinta; siya'y hirating nakaririnig ng mga pagmamakisig at pagpuri; nguni't sa tahasang katotohanan ay hindi niya mawatasan ang kahulugan ng gayon: kailan ma'y hindi niya mahaka, kung bakit ng mga sandaling yao'y ang mga nagniningning niyang mga mata ay lilingaplingap, at sampu ng kanyang mukha'y namumula ng sumapit sa kauburan ng kanyang puso ang matatamis na pangungusap na yaon na gumising sa kanya ng panibagong mga damdamin.

—Bigyan sana ninyo ako ng isa sa mga bulaklak na iyan na inyong napili, na aking iingatang bilang alaala sa oras na itong maligaya sa aking buhay: ang saad ni Lord Airlie makaraan ang ilang sandali.

Si Beatriz bilang katugunan sa pakiusap na yaon, ay iniabot ang isa sa mga taglay na bulaklak sa binatang kaulayaw.

—Ipagpatawad ninyo ang aking kapangahasan, ang patuloy niya, ¿kayo ba'y nakapagbigay noong araw ng bulaklak sa iba?

—Hindi po: ang pakli ng dalaga.

—Kung gayo'y ito ay mayroong dalawang kagalingan para sa akin.

Ng gabi ring yaon si Lord Airlie ay itinagong masusi ang bulaklak. Sa ganang kanya'y iibiging pa niyang masira ang iba niyang hiyas kay sa mawala ang alaalang yaon.

Ang huling tanong na iminulan ng binata sa kay Beatriz ay nagsagawa dito ng kaligaligan. Nang mga sandaling yao'y ang kanyang mga kaisipan ay dinala sa dalampasigan ng Knusford. Ang kasalukuyan ay naparam sa kanyang diwa, sa halip nito'y kanyang naalaala si Hugo Fernely ng handugan niya ng masamyong liryo. Ang isang alaala sa pangyayaring kaisa noon, ay nagbigay kay Beatriz ng panginginilabot ng katawan, na napansin ni Lord Airlie.

—Nagdaranas kayo ng lamig, ¡anong hunghang ko ng pagpigil sa inyo dito ng matagal na sandali!

Tinulungan niya ng paglalagay sa mga balikat ng engkaheng balabal at muling nasok sa salon ng sayawan.

—¿Nasasayahang ka ba sa sayawan Beatriz? ang tanong sa kanya ni Lord Earle ng magpaalam na ng gabing yaon.

—Malabis po, ginigiliw kong ama, mangyayari kong mapatunayan na ang gabing ito ang siyang higit ng saya mulang kabuhayang ko.

—Nalalamang ko na kung bakit, ang sumaisip ni Lord Earle ng lagakan ng isang halik ang mapuputing noo ng kanyang anak, ngayo'y siyang tanging mula kung sakali't hindi sasapit ang mga tampalasang pagibig na lihim na siyang gugulo sa katuwaan ng aking tahanan.

Hindi nagiklahanan si Lord Earle ng kinabukasang makita ang binatang Airlie, na nagsagawa ng unang dalaw sa kanyang bahay, hanggang sa wakas ng pagpapaalam, na ito'y dahilan sa si Elena ay binanggit sa paguusapan na nais nilang pumaroon sa opera ng ga-

bing yaon, at doon ngang walang pagsalang ikatutuwa nilang siya'y makita; nagpahalatang nagdaramdam siya dahilan sa pagpapaubaya ng palko sa kapangyarihan ni Morton ng minsang yaon, at si Elena ay napilitang anyayahan upang sila'y samahan.

Nang boong magdamag si Beatriz ay nangarap sa mahal at magandang mukha na nagsimulang mamarati sa kanyang alaala. Siya'y nagaalanganin sa mga papuring iniukol sa kanya, suma sa alaala niya ang lahat ng mga pangungusap ni Lord Airlie na binigkas sa kanyang kapurihan.

¿Subali't mangyayari kayang magkatutoo na sumisinta sa kanya, gaya ng pagkakasabi sa kanya ni Everton?

¡Gaanong mga katakutan at pagaalinlangan ang nangyari niyang natipid sa kanyang sumusuyong kasintahan, kung nangyari niyang mamalas ang pagmamahal at pagiingat doon sa mga ginintuang bulaklak na ipinagkaloob niya!

Nang si Lord Airlie ay makapagpaalam at mapagiwan si Reinaldo at ang ina nito, ay nagwika ng ganito.

—Tila mandin mabuting lakad mayroon ang asunto, walang pagsalang si Beatriz ay magiging senyora de Airlie de Linton. Ang binata ay isang dakila at walang sukat na ikapipintas. Ina ko, ang aking kapabayaan ay mangyayaring mabawi kailan pa ma't di magkakaroon ng mga kapahamakan.

—Sa akala ko'y hindi magkakagayon, ang pakli ng ina, kung natutungkol kay Beatriz ay walang sukat na pagaalinlanganan at hindi ako umaasa sa anomang kapanganiban; siya'y may lakas upang umilag sa isang kapahamakan.



# XXV

BAGAMAN ang istorya ng mga pagibig ni Lord Airlie at ni Beatriz ay nangyari sa mataong siyudad ng Londres, at hindi sa ilalim ng ma tatandang punong kahoy, ay hindi dahil doon ay mawawalan na ng kariktan at katangian. Nagsimula ang dalagang magtanong sa sarili kung si Heberto'y sumisinta sa kanya at siya ngang pagdaranas ng pagibig, niya sa binatang yaon.

Ang ganito'y hindi matuturing na "paglalaro ng mga bata" na gaya ng nagdaang kay Beatriz ng nakaraang panahon; sa ganang kanya ang umibig na minsan ay nagkakahulugan ng umibig na palagi, ng bo ong sigla at katausan sa puso.

Dumating sa katapusan ang panahon na ang ngalan ni Heberto ay umalingawngaw sa mga pandinig ng dalaga na parang isang matamis na melodiya, at sa gitna ng mapusok niyang paghahaka, ay walang iniisip kundi siya lamang.

Miminsang sandali lamang sa tanang buhay ni Lord Airlie na nasiyahan sa kanyang taglay na titulo at kayamanan, upang ihandog sa mga kamay niyong mapanghalinang nilalang na bumihag ng kanyang puso. Si Lord Airlie, gayun ma'y, hindi isang mapagka-

tiwalang mangingibig; may mga sandaling nagaalinlangan sa pagsundo sa pagibig ni Beatriz. Marahil ang ganito'y natutungkol na ang tunay niyang pagibig ay laging matatakutin.

Si Lord Earle ay malabis ang kasiyahang pinakikimatyagan ang pagunlad ng mga pagibig na yaon, at si Elena ay nagiklahanan sa dahilang magpahanggang sa mga sandaling yao'y hindi pa nagsasabi ng anoman ang masigasig na nangingibig.

Walang araw na nakaraan na di nagkikita ang dalawang nagsisintahan. Ang binata'y laging sinisiyasat ang mga sayawan, lipunan at mga opera, na dinadaluhan ni Beatriz upang doon sila magkatagpo.

Si Lord Airlie ay walang kapalagyan ng loob, at hindi nagdaranas ng anomang ligaya kundi sa kanyang piling: hindi nagiisip sa ibang bagay, at sa kanyang mga harap ay walang nakikita kundi ang larawan ng kanyang pinipintuhong si Beatriz, anopa't gayun ma'y hindi nagbabakasakaling ihandog ang kanyang kamay, sapagka't nangangambang mawala ang isang sandali ng kaligayahan sa buo niyang buhay.

Sa harap ng bayang walang kinikilingan, si Lord Airlie ay isang binatang lubhang mabuti at mahal. Matalino, na taglay aug isang anyong katangitangi, at napakabutihing ugali at tapat na mapagkalinga sa mga maririkit na gawa, nagsasagawa ng mithi ni Beatriz na natutungkol sa kamahalan at ikatatangi. Ang puso ng dalaga ay nahikayat sa wakas at nagdanas kay Heberto ng tapat na pagibig. Siya'y may libong mangliligaw, "ang magandang si Beatriz", ang tawag sa kanya, ang reyna ng kapanahunan. Kung ang gayong ganda niya'y sanhi lamang sa kanyang pagmamakisig, marahil ay hindi siya magkakaroon ng maraming nangingibig; datapwa't ang marikit niyang paguugali na tumutugon sa kagandahan niya ang siyang yumayakag sa mga puso.

Manakanakang sa kanya'y para man ding si Lord

Airlie ay sumisinta ng boong pakumbaba; nguni't kung ang katakutan ang siyang naghahari sa binata, ang pagaalinlangan naman ang namamahay sa puso ni Beatriz. Kung ang kanyang mga pangarap ay hindi magkatutoo at ang binata'y di mangyaring pakasal, sa ganang kanya'y walang ibang adhika kundi ang huwag n maging giliw siya ng sinoman.

Ang alaala kay Hugo Fernely ay maminsanminsang suma sa gunita niya; datapuwa't kailan ma'y hindi siya sinagian ng takot at kabalisahan dahil doon. Sa ganang kanya'y ang lahat ng yaon ay para lamang isang masamang bungang tulog. ¿Paano mangyayari na siya na anak niyong mahal na tanyag sa bayan, ay mahulog sa ganyang kahunghangan? Tanging ang alaala sa nakaraan ay nagbibigay kahihiyan sa kanya.

Ang ikalabinlima ng Hulyo ay lumalapit; ang dalawang taong taning ay matutupad na, nguni datapuwa't gayun ma'y hindi siya natatakot. Marahil si Hugo'y di na niya muling makikita; marahil ay malimutan na siya subali't, kung suma sa alaala niya ang pagsinta nito at mga sumpa ay napagwawari niyang ang gayo'y mahirap na maiwasan.

Kung si Hugo'y tutungo ng Seabey ó sa Alamos upang siya'y hanapin, ay di maliwag na walang magtuturo ng kinalalagyan niya at hindi makapagpipilit sa ikatutupad ng kanyang panganko; nguni't ipalagay nang matutuhan nito ang kanyang hantungan, ay sinasapantaha ng dalaga na kung maunawa na siya'y anak ni Lord Earle ang katayuan nito at lahi ay siyang makapagpapaurong sa kanyang hangarin. Datapwa't gayun ma'y ang mga kaisipang yaon ay bumabagabag tuwi tuwi na, andpa't kanyang sinisikap na iwaksi sa isip sa lalong madaling paraan.

Tinangka ni Herbertong huwag hangganan muna ang kanyang pagsinta sa loob ng maikli at bagabag na pagtira ni Lord Earle sa Londres, inantay ang paguwi sa Earlescourt na doon niya inisip na samahan.

Ang taginit ay palipas na. Ang mga bulaklak ng espino at mga mansano ay pawang luoy na; ang mga uhay ng mga maisan ay naglipana sa hihip ng hangin; ang mga punong kahoy sa halamanan ay nagpapamalas ng kasaganaan ng mga bunga. Ang ikalabinlima ng Hulyo, araw na ikinasisindakan ni Beatriz ay nakaraan na. Sa kanyang pagsapit ay nagdanas ang dalaga ng pagkasindak, panginginig at pamumutla, na animo'y sa bawa't sandali'y kanyang naririnig ang taginting ng kampanilya ó ng mga yabag ng isang taong lumalapit. Nang makalipas ang araw, ay natawa siya sa kanyang mga walang kabuluhang mga katakutan.

¿Paano mangyayaring matagpuan siya ni Hugo? ¿At anong mayroon sa pangkaraniwan ang magandang anak ni Lord Earle at ni Hugo Fernely na kapitan ng isang sasakyang naglalayag? Wala, maliban sa isang di karapatdapat na pangako; na ginawa sa pilit at lalang.

Tatlong araw bago umalis si Lord Earle sa Londres ay napatungo sa Brookes upang makipagkita sa ilan niyang mga kaibigan. Nang naroroon na siya ay humarap sa kanya ang isang lalaki na siyang pumukaw sa kanyang kalooban; isang binatang mataas at makisig, may malapad na noo at pinong pagmumukha; ang kanyang paningin ay nahahawig ng sa isang limbas at kung minsa'y sa isang kalapati. Si Lord Earle ay natilihan ng sa nasabing binata'y pagmamasid.

—¿Sinong binata iyan? ang tanong sa kanyang kaibigang kapitan ng Langton. Tila mandin nakita ko siya ó mangyayaring aking mga pangarap lamang.

—¿Mangyayari ngang hindi ninyo makilala? ang pakli ng kapitan. Siya'y si Leoncio Dacre, inyong kamaganak na malapit, kung hindi ako namamali sa aking pagkakabalita.

Nang marinig ito ni Lord Earle ay dagling nagdanas ng katuwaan at dusa sa kanyang puso. Nakilala ko si Leoncio ng mga unang taon, bago ko kinamtan ang pagkakamaling nagtamo ng matinding parusa; na-

aalaala ko na isang panahong kami'y nagkasama sa Earlescourt at di kaila sa akin ang kabutihan niyang ugali, tapang at katalinuhan na siyang taglay niyang katangian, gayun din sa kanyang katayuan ay walang anoman salitang maitutungkol na nalalaban.

Si Leoncio Dacre ay timawa ng panahong yaon, nguni't ngayo'y siya ang natatalagang magmamana ng Earlescourt; magmamana ng titulo at mga lupain ng mga Earle.

Katuwaan at dusa ay naghari sa kay Reinaldo ng maisip niyang wala siyang anak na lalaking sukat na magmana ng kanyang titulo; datapwa't sa kabila niyo'y ang kanyang kahalili ay marapat din naman upang tumungkol sa kanyang kayamanan.

Si Lord Earle ay nagtuloy sa salon at ng dumating sa kinadoroonan ng binata ay inakbayang magiliw at saka nagwika.

Leoncio, matagal na panahong di tayo nagkita: ¿hindi mo ba ako nakikilala?

Minasdan ng binata si Lord Earle. na nasiyahan ng makitang nalalarawan sa mukhang yaon ang karangalan at pagkamatapatin.

—Hindi ko natatandaan, ang tugong mahinahon ni Leoncio.

—Kung gayo'y nararapat akong magtaglay ng malaking pagbabago ng pangangatawan, ang saad ni Lord Earle. Nang huling makita kita, ay lalabindalawang taong ka lamang at naaalaala ko pa na binigyang kita ng isang kaloob ng umuwi ka sa paaralan ng Eton, Bukod pa roon ay sinamahang ka ni Carlos Villiers.

—Ah di kung gayo'y kayo ang si Lord Earle, ang biglang pakli ni Leoncio na tigib ng katuwaan bago iniabot ang kanan niyang kamay. Walang sanhi ng pagparito ko sa Londres maliban lamang sa aking pagmimithing makipagkita sa inyo.

Gayun din, ako ma'y may malaking pagkaibig na makipagkita sa iyo; nguni't ako'y nasa sa labas nitong

Inglaterra. Tayu na, kinakailangan na tayo'y magkausap ng lihim, ikaw ang siyang natatalaga na magmamana sa akin sa haharapin ayon sa ipinaguutos ng batas.

—¿Inyong ano? ang waring sindak na tanong ni Dacre.

—Magmamana sa akin, wala akong isa mang anak na lalaki, at ikaw lamang ang aking kamaganak na malapit.

—Wala akong ibang akala na magkakaroong kayo ng mga anim na lalaki at anim na babaying anak na siyang magmamana. Aking natatandaang narinig ko ang isang usapan hingil sa isang katangitanging pagaasawa; at sa ngayo'y wala ng bulungbulungan sa alin mang kapisanan kundi ang magandang si Beatriz Earle...

Gayun ma'y, wala akong anak na lalaki, ang pakling naghihimutok ni Reinaldo. Sinulatang kita ng nakaraang linggo, na isinasamu ko na makipagkita ka sa akin. ¿Ikaw ba'y nagtitira sa isang dako?

—Hindi, ang masayang tugon ng binata. Ang ina ko'y naninirahan sa Cowes at kasama niya ako doon.

—¿At saan ka natitira ngayon dito?

—Ako'y nasa sa bahay ng kapitang Poyntz na siyang pinangakuang kong tutuluyan sa mga ilang araw.

—¿Hindi ba mangyayaring sumama ka sa akin sa isang hapunan, at pagkaraan ng mga araw na iyong kapangakuan sa kapitan ay dumalaw sa amin?

—Ikinagagalak ko pong lubos.

Ang dalawa'y magkasamang umalis sa Brookes.

—Ipakikilala kita sa aking ina at mga anak, ang saad ni Lord Earle ng sila'y pauwi na ng tahanan nito. Matagal na panahong ako'y nangibang bayan, kaya para manding kakaiba sa akin ang makiulayaw sa mga kamaganak.

—Sa lubos na katotohanan ay hindi ko mangyaring mawatas kung ano't naibigan ninyong magpaitim ng

balat sa Africa, gayung mangyayari kayong manirahang maligaya sa inyong tahanan.

—Ano, ¿hindi mo ba nalalaman ang sanhing nagudyok sa akin na tumira sa ibang bayan? ang tanong ni Lord Earle.

—Hindi; ang inyong ama ay kailan ma'y hindi na ako muling inanyayahan sa Earlescourt makaraang kayo'y umalis ng tahanan.

Sa pamamagitan ng mga ilang salita ay naipabatid ni Lord Earle sa kanyang pamangkin ang nangyaring kasal na laban sa kalooban ng kanyang ama, na dahil sa bagay na yaon ay kailan ma'y hindi siya pinatawad.

¿At ipinaubaya ninyo ang tahanan, kayamanan at mga kaibigan dahilan lamang sa pagsinta sa isang babaye? Walang sukat na pagaalinlanganan, na lubhang karapatdapat ang ganyang pagibig.

Si Lord Earle ay namutla sa paghihinagpis: ¿karapatdapat kaya si Dora sa gayong walang kapantay na pagdurusa?

—Ikaw ang aking magmamana, ang wika; anopa't bago ka lumagay sa loob ng aming lipunan at lumuklok sa iyong lagay, ay kinakailangan munang sabihin sa iyo na ang aking giliw at ako ay naghiwalay kami mula pa ng matagal na panahon na kailan ma'y hindi na muling magsasama. Kung ibig mong huwag magdusa ang aking kaluluwa, ay huwag mong ungkatin sa akin ang aking giliw.

Nabatid ni Leoncio ng sandaling yaon ang dahilan ng kalungkutan na namalas niya sa mukha ng kanyang amain.

—Walang sukat na pagalinlanganan na ang babaying yaon ay...

—Huwag mo sanang masambit kahit isang salita ang pakli ni Lord Earle; huwag siyang alimurahin ni bigyang sisi; humiwalay sa aking piling sa kanyang lubos na kaibigan. Ang aking ina'y kasama ko at malaki ang pagnanais na ikaw ay makita. Huwag kang

makalilimot; sa ikapitong husto ng gabi ay inaantay ka namin.

—Hindi po ako magkukulang, ang wikang nahahapis ni Leoncio sanhi sa malulungkot na pangungusap ng kanyang kaulayaw.

Nang masok si Lord Earle sa kanyang bahay, ay dinaloy ng isang kaisipan sa pagkahabag kay Dora. Walang sukat na pagalinlanganan na siya'y... ¿siya ay?... ¿na pinaghinalaan ni Leoncio? Maaaring mangyari na kung makita ng kanyang mga kaibigan ang paghihiwalay na iyan namin ay magaalinlangan gayun din ang kanyang pamangkin? ¿Marahil ay kanilang binigyang sala si Dora, at mangyayaring kanilang kinilalang siyang may kasalanan? Gayun ma'y si Reinaldo ay nasisiyahan dahilan sa walang sino mang tao na sininta si Dora sa tanang buhay kundi siya lamang; ang mga kamalian na kinaantan at ang kaisang sala ng kanyang ipinalalagay na hindi mapatatawad, ay walang ibang dahilan at pinagmulan kundi ang malaking pagmamahal sa kanya ni Dora.

¡Kaawaawang si Dora! Nangyari sanang pinatawad siya ni Reinaldo ng sandaling yaon na nanariwa sa diwa nito ang alaala sa kanya, dahilan sa mga pagbabago ng kaisipan ng marikit na araw na iyon ng tag-araw. Nguni't yamang parang isang malupit na tadhana ang siyang nagsasagawa na manlaging tulog siya sa kaligayahan, kaya muling nanumbalik sa alaala ni Reinaldo yaong kalagimlagim na pangyayari sa Florencia.

—Hindi, ang sabi sa sarili, hindi ko mangyayaring patawarin siya at limutin. Ang kaisipan ng madla ay nararapat igalang si Dora; nguni't hindi ko mangyayaring yakapin siya, ó dalhing kayang muli sa aking tahanan. Kung ako'y mamatay na, ang ibinulong, ay saka ko na patatawarin ang kanyang sala.



# XXVI

NAMALAS ni Elena na ang kanyang anak, ng̃ araw na yaon ay higit ang kalungkutan kay sa karaniwan, at kahi ma't anong kanyang gawin ay hindi niya maunawa ang sanhi ng̃ biglang pagbabagòng iyon, subali't marahil ay walang ibang dahilan kundi ang tuwi nang pagiisip ni Reinaldo na ang titulo at mg̃a kayamanán niya ay mapapa sa kamay ng̃ ibang di niya anak, at ang tunay niyang mg̃a anak na babaye ay walang pagsalang ipauubaya ang matandang tahanan na siya at sampu ng̃ mg̃a kanunununuan niya ay siyang kinamulatan ng̃ mg̃a unang pagsipot sa maliwanag, ng̃uni gayun ma'y mangyayari ding ang ganito'y malunasan kung ang alin man sa anak niyang babaye ay mapakasal sa butihing ugaling si Leoncio.

Nang ibalita kay Elena ang pagkatagpo kay Leoncio at sampu ng̃ anyayang isinagawa dito upang samahan siya sa hapunan, ay siyang naging mula ng̃ ikinabatid ng̃ kanyang ina ng̃ sanhi ng̃ kalungkutan ng̃ kanyang anak.

—Ako'y may malaking pagasa na si Beatriz ay sisinta kay Leoncio, ang wika ni Elena; ng̃uni't iyan ay hindi mangyayari si Lord Airlie ay siyang katipang malaon ng̃ araw. Ng̃ayon ang aking ninanasa ay huwag siyang umibig kay Beatriz.

—Marahil ang mapanghalinang si Lilia, ang tugon ni Lord Earle.

—Malapit ngang siyang mangyari; ang maganda at mahinhing si Lilia ay tila mandin lubhang malinis at mababang loob upang mamuhay sa lupa.

Kung silang dalawa kapwa mapakasal, tayo'y mapagiiwan ina! ang saad na malungkot ni Reinaldo.

—Tunay nga; ang tugon ni Elena; at saka minasdan ng isang tinging lipos ng dusa ang kanyang anak. ¿Di maliwag na sa pusong batang iyan ay di magkaroon ng mga katuwaan at pagasa? ¿Saan naroroon ang mahal na giliw na dapat makihati sa mga oras ng katuwaan gayun din sa mga oras ng kapaitan, at kailan ma'y hindi magpapabaya sa pagiisa at walang kaaliwan sa gitna ng kanyang paghihimutok?

¡Ah! kung siya'y nakinig sa kanyang mga magulang at napakasal kay Valentina Charteris, ¡gaanong kaligayahan ang tatamuhin niya sa kabuhayan!

Nang mapagbulay na lahat ang ganito ni Elena ay hindi napigil ang mga luha, at biglang nagtindig bago ipinatong ang kamay sa balikat ng kulang palad niyang anak,

—Reinaldo, anak ko, sisikaping kong lumigaya ka sa iyong tahanan, kapag ang mapanghalinang mga bata na ngayo'y ating pinagkakalibangan ay iniwan na tayo. Dahil lamang sa iyo, ay ninanais kong ang lahat ng bagay ay magbago.

—¡Huwag na ninyong banggitin sa akin iyan, ina! Ang mga pangungusap ay wala ng halaga sa ganitong pangyayari Kinakailangang umani ng gaya ng aking itinanim; ang bunga ng pagsuay ay kailan ma'y hindi mangyayaring maligaya.

Si Elena ay malaki ang pagkakaibig na makitang muli si Leoncio, Lagi siyang may taglay na tanging pagmamahal sa binatang iyon, at sa mga sandaling yaon ay nagtamo siya ng tunay na kasiyahan ng makaulayaw niya si Leoncio, isang kabalyerong higit ang karapatan.

Ito'y napagiwan sa harap ng dalawang magkapa-

tid na halos nasilaw sa kagandahan ng dalawa. Ang magkapatid ay kapwa nakangiti at magiliw na nakipagkamay.

—Ako'y namamangha sa aking mabuting kapalaran, ang wika ng binata, kaiinggitan ako marahil sa boong Londres. Sa aking palagay ay maninibago ako, at ako'y umaasa na sa lahat ng dako ay tatawagin akong "ang pinsang lalaki ng ng mga magagandang Earle" wala akong isa mang kapatid, kaya't ang kaligayahang ko ay gayun na lamang sapagka't mabibilang akong isa sa mga kamaganak ng isang angkang lubhang tanyag.

—Kay palad ng inyong pagdating: ang pasubali ni Beatriz.

Si Leoncio ay nagbigay ng bahagyang galang. Nang simula'y nakagulo sa binata ng higit yaong mabunying dalaga kay sa kanyang matahimik na kapatid. Ang mga kilos niyang matapat at magiliw na pagsasalita, ay katulad ng kanyang mapanghibong diwa.

Dumating si Heberto upang lumikmo sa kanyang upuan sa mesa, at si Leoncio ay dagling natalos ang nangyayari sa puso ng kanyang mapanghalinang pinsan.

—Hindi ako ang nararapat na magpasabog diyan sa matigas na bato, ang nawika sa sarili ni Leoncio. Nang siya'y magukol sa akin ng salita, ay napapako sa akin ang kanyang mga marikit na mata at nangiti ng walang anomang pagkabalam; subali't ng si Lord Airlie ang siyang kausap niya ay namula at walang kapalagyan ang kanyang paningin. Walang pagsalang siya'y umiibig ng tapat at higit sa tanan dito san mundong ibabaw.

Makaraan ang ilang panahon ang pagkamaibigin at karikta n ni Lilia ay naghari sa puso ni Leoncio. Ang dalawang magkapatid ay nagtataglay ng malaking pagkakaiba. Si Beatriz doon sa kanyang palalong kagandahan ay dagling nakabibihag sa mga puso, samanta

lang ang tinataglay ng sa kapatid ay natatakpan ng sa kay Beatriz sa minsang tingin; datapwa't kung magtatagal ang pagmamasid kay Lilia ay untiunting mahahalata ang kagandahan nito, maging sa pangangatawan at paguugali; kaya't ang nangyari ay ang mga nalulugod ng una kay Beatriz ay pawang naparam at nahimaling kay Lilia na ayon sa kanila ay siyang lalong higit ang kagandahan.

Si Beatriz ay kakakanta lamang, at ang taginting ay anaki mandi'y umaalingawngaw pa ang linaw at katiningan ng kanyang tinig.

—Nakakatulad ninyo ang isang sirena kung kumanta: ang pakli ni Leoncio na walang anomang pagmamakisig.

—Hindi naman; ang tugon ni Beatriz, subali't umaasa ako na darating din ang panahon na kakanta ako ng mabuti. Wala pang naririnig akong nagsabi na may sirenang maiitim ang buhok na gaya ng sa akin.

—Ngayo'y masasabi ko na kayo'y kumakantang animo'y isang diwata, ang salo ni Lord Airlie na taglay ang pagasang ang gayun niyang pagmamakisig ay siyang lalong nababagay.

—Isa pa ring kayong nagkamali, ang pakli ng dalaga; nguni't hindi natawang kagaya kay Leoncio, kung ako'y kaisa ng isang diwata, ay sa minsang galawing ko lamang ang aking kamay ay magagawa kong mapalapit dito ang mga bulaklak na yaon; datapwa't yayamang hindi, kaya't kinakailangang pang lapitang ko. ¿At sino kaya ang nagayos at nagtalitali ng mga bulaklak na yaon, na mulang may kalahating oras, ay aking nakikita?

Tinahak ni Beatriz ang mainam na salon at kinuha ang maalindog na reamilyete ng mababangong bulaklak.

—Masdan ninyo, ang saad na ipinagpaparangalan kay Leoncio, dito'y may mga bresos na puti at mga rosas na puti at liryong puti na nasasaglit dito sa mga bulaklak na kulay abo. Walang anomang kadakilaan

ang pagkakaayos ng mga bulaklak na ito: ¿hindi ba ninyo inaakala na kung isang mapulang bulaklak ng granado ó berbena ay siyang lalong magbibigay ng mabuting anyo?

—¿Hindi ba nakalulugod sa inyo ang pagkakasalit? ang tanong ni Leonciong nakangiti at ng mga sandali ring yao'y nagiisip doon sa katakatakang pagkakataon.

—Hindi nga; ang tugon ng dalaga. Ng mga nakaraang panahon ang aking kabuhayan ay naging isang kulay lamang, na dili iba't ang kulay abo, at aking minimithi sana sa ngayon ang isang kulay pula na bilang pagpapakahulugan ng kasayahan.

—Ngayon ay mayroon na kayo, ang saad na malumbay ni Dacre.

—Tunay nga; ang patuloy ng dalagang inilingon ang kanyang marikit na mukha sa kausap, ngayo'y mayroon ako, anopa't di maliwag na mawalang dagli.

Si Lord Airlie na nakikinig na mataimtim, ay su maisip na kung ang kulay na nabanggit ay magiging pagibig. Pagkatapos ay napabuntong hininga ng malalim, at nawika sa sarili na wala yata siyang mapagsasapit, na ang marikit na nilalang na iyan ng Maykapal, marahil ay di niya mapaiibig. Ang buntonghiningang ito'y narinig nga ni Beatriz.

¿—Kayo man baga ay kaisa rin ng aking palagay, Lord Airlie? ang itinanong niya; ¿hindi rin ba ninyo kinalulugdan ang mga pagkakasalitsalit ng mga bulaklak na ito?

—¿Ako po? ang salo ni Heberto, sa akin ay walang di mainam kailan pa ma't nakalulugod sa inyo.

—At kayo ang siyang unauna: ang bulong ni Leoncio, na nakangiti sa malapit sa tainga ni Beatriz.

---

Ng maglakad si Dacre sa kanyang tahanan ng gabing iyon, ay nagiisip siya hinggil sa dalawang magkapatid. Anong hiwaga ang mangyayari? ang naitanong

sa sarili. ¿Saan naroroon ang giliw ni Lord Earle? ¿bakit hindi lumagay sa kanyang luklukan ng gabing ito, sa ulunan ng mesa sa harap ng kasi niya? ¿bakit wala ang ina at di kaulayaw ng kanyang mga anak? ¿bakit nakikintal ang kalungkutan sa mukha ni Lord Earle?

—Si Lilia ay di sukat na pagalinlanganan na siyang pinakamagandang dalaga na aking nakita. At nababatid kong lubhang mapanganib para sa akin ang mga tingin ng mga mata niya; nguni't, kung may hiwaga sa angkan... kung ang ina'y may sala... Nararapat akong umilag sa kasiraang puri. Lubos ang aking pananalig na ang mga kabanalan at mga hilig na masama ng mga magulang ay umaabot hanggang sa mga anak. Kaya, bago ako suminta sa anak ni Lord Earle, ay nararapat ko munang kilanlin ang kabuhayan ng ina ng dalaga.

Ito ang sinasabi, at ganito ang iminumunakalang gawin; anopa't hindi maliwag na mabatid ang lahat na gumugulo ng pagiisip niya. Madalas na binabanggit ng dalawang magkapatid ang pangalan ni Dora; nguni't laging nagtataglay ng malaking paggalang at paggiliw. Si Elena ay mulimit ding magsalita hinggil sa ina ng mga apo niya, ang tanging di umuungkat at bumabanggit ng ngalan ni Dora ay si Reinaldo. Si Leoncio ay nahikayat na mahirap niyang masunduan ang kanyang adhika.

Kung natutungkol sa kinatitirhan ni Dora ay hindi nalilingid sa kanya. Minsang ipinahintulot sa kanya na makapasok sa isang maliit na salon na madalas pinagtatanggapan sa mga babaye: doon niya nakitang nakasabit sa tabing na bato ang isang marikit na pintura ng isang panoorin, na nasa sa marikit na kuwadro, napako ang paningin niya at si Lilia ay dagling ipinakilala sa binata na yaon ay sa Knusford at doon nga tumatahan ang kanyang ina.

Si Leoncio ay napakalihim upang magtanong ng kung bakit naninirahan doon; pinuri ang pintura at

nagsumikap na magsalita ng̃ ibang bagay.

At sapagka't ipinahiwatig na ni Elena, kaya't ang dalawang magkapatid ay nakawatas ng̃ sanhi ng̃ pagkakahiwalay ng̃ kanilang mg̃a magulang.—¡Gaanong laking pagkakaibang ugali ni ina at ni ama! ang nasasabisabi ng̃ sinoman sa magkapatid. Isinasaysay ni Elena sa dalawa niyang apo, na si Dora ay hindi ikinalulugod ang mg̃a kapisanan at kasayahan sapagka't pinaturuan sa gitna ng̃ katiwasayan at ganap na pagiisa, kaya't marahil ay mangyayaring hindi sumilay kailan man sa Earlescourt.

Ng̃uni't ang panaho'y nagdaraan at si Beatriz ay untiunting nawawatas ang bahagyang natutungkol sa magdarayang mundo, at hanggang sa natalos ang isang diwa sa katotohanan. Ang ama niya ay napakasal sa isang babaying may mababang uri kaya't dahil sa pangyayaring yaon ay walang pook na suka't paglagyan sa kanya sa Earlescourt. Ng̃ una'y dinamdam niya datapwa't makaraan siyang maliwanagan, ay naisip niya, na marahil ay nagkakamali siya, yayamang hindi niya nalalaman kung si Lord Earle ang nagpaubaya sa kanyang giliw ó ito ang siyang may ibig na mamuhay ng̃ hiwalay sa kanya.

Yaon ang unang ulap na tumakip sa kaligayahan ng̃ magandang si Beatriz, Ang pagkabatid ng̃ gayong kalagayan ng̃ kanyang mg̃a magulang ay hindi nagpabawas ng̃ pagmamahal sa kanyang ina, kundi lalu pa ng̃ang nagdagdag na mabuti.

—¡Kaawaawang ina ko, ang sumaksak sa kaisipan ng̃ dalaga, kaawaawa siya, napakamagiliw at butihin! Kinakailang̃an na ng̃ayong natatalastas ko ang ilang dahilan ng̃ kanyang mg̃a damdamin ay ibigin ko siya ng̃ higit.

Hindi natatalastas ni Dora kung bakit ang pinakaisisinta niyang si Beatriz ay sumusulat sa kanyang malimit kay sa ng̃ una, at nagtatapat sa tanan niyang

liham ng higit na pagmamahal at galang, at nagpapadala ng mayamang mga alaala.

—Ang batang ito, marahil ay ginugugol ang lahat niyang natitipid sa pagaalaala sa akin, ang nasasabi sa sarili ni Dora. ¡Gaanong laki ng pagibig niya sa akin! ¡Pagpalain nawa siya ng Diyos!

Nababatid na mabuti ni Elena kung gaano kalalim at katunayan ang pagibig ng isang ina, at kung sumasa isip niya ang kaawaawang si Dora na salat sa giliw ng kanyang kasi at ng sa mga anak, ay nahahabag siya ng taos sa puso, kaya't upang mabahaginan ng kaaliwan ay sinusulatan niya ng mahaba at binabalitaan ng kahangahangang anyo ng dalawa niyang anak. Gayun din ibinabalita ni Elena ang mararaming pagkatuklas na nagawa ni Beatriz, na ang mahal at butihing ugaling si Lord Airlie ay palagi sa kanyang piling, at siya hinggil sa kanyang kilos ay tila man din siyang itinatangi niya sa lahat ng mga nagsisisuyo,

"Kahima't si Lord Earle at ako ay hindi namin mangyayaring mahulaan ang kapalarang tatamuhin ni Beatriz;" ang wika ni Elena sa isa sa mga ipinadala niyang sulat;" dumating ang panahon na tamuhin niya ang karangalan ng Linton, at lalagay siya sa pook na nababagay sa kanyang kagandahan at kamahalan."

Nguni't si Elena ay nagulo ang diwa ng mabasa ang malungkot na katugunan ni Dora. Ito'y nagtataglay ng isang mahabang pakiusap, hinggil sa ikaliligtas ng kanyang anak sa mga kapanganiban sa pagibig at pagaasawa.

"Walang anomang-katuwaan sa pagibig; ang saad sa liham ni Dora, at kailan ma'y di magkakaroon". Ang mga lalaki ay hindi mangyayaring magmatiisin, magmaibigin at magmatapat upang bigyang kaligayahan ang kanilang mga giliw. Ang pagmamataas ang siyang naghahari, walang inaakala kundi sa kanila lamang naroroon ang lahat ng kabanalan at sa mga babaye ang mga kasiraan at kasamaan. ¡Oh, Elena, iligtas ninyo ang

aking anak! Na ang tinatawag na pagibig ay huwag sapitin upang magbigay kapaitan sa kanyang kabuhayan. Ang pagibig ay siyang naging dahilan ng aking pagtitiis dito sa isang sulok ng tahanan upang mag-antay ng katapusan niyaring kabuhayan. Na kung mangyayari'y huwag sanang magdanas ang aking pinakamamahal na si Beatriz ng gaya ng aking napagsapit. Iibiging kong makandong ang aking mga anak sa aking mga bisig at aantaying matahimik ang oras ng kamatayan, kay sa makita ko silang pasakitan ng mabangis at katakwiltakwil na pagibig. Huwag sana ninyong ipagdamdam sa akin, Elena, anopa't ang inyong liham ay nagbigay ng kapaitan sa akin. Makaraang mabasa ko'y nangarap ako na, nang maipatong sa ulo ng aking anak ang talukbong na pangkasal ay naging animo'y hiwagang isang mistulang lambong na pangluksa. Ang puso ng isang ina'y kailan man ay hindi nadaya at ang sa akin ay siyang nagsasabi, na si Beatriz ay nasa sa kapanganiban.



# XXVII

NAPAKALABIS ng aking paglalakbay,—ang wika ni Lord Earle bilang katugunan sa isang itinuturo ng kanyang ina.

—Ang mga bata ay walang nasang maglakbay tubig, si Beatriz ay halos nalulula sa dagat; kaya't ang lalong mabuti ay umuwi tayo ng Earlescourt.

—Oo nga; ang pakli ni Elena, sa ganang akin ang masasabi ko ay kahit saan ay nasisiyahan ako na tulad sa tunay na tahanan. Gayun din, kinakailangan na huwag makalilimot na nararapat na ipakilala sa mga karatig natin ang mga bata. ¡Tingnan! sa aking palagay ay magtatamo tayo ng kasayahan sa baong tiglamig.

—Magparaan tayo sa lalong ikabubuti sa taginit at tagulan, ang saad ni Reinaldo na taglay ang katuwaan, at pagkatapos ay ating makikita ang mangyayari sa tiglamig. Inyo nang maipalalagay kung sino ang ating isa sa mga panaohin sa Earlescourt.

—¿Si Lord Airlie? ang tanong ni Elena.

—Opo; ang masayang tugon ni Reinaldo. Kung mamamalas ninyo kung gaano ang ikinatuwa kong makita ko ang kanyang pagpupunyagi at kasiglahan. Nang sabihing ko na tayo'y uuwi na ay nalungkot at sinabi sa akin na ang Londres ay balang araw ay magpapa rang kapatagan sa kanya, na hindi na siya makapa-

roroong malimit sa Linton. gayun din ang Escocia ay hindi nakalulugod sa kanya at sa wakas ay hindi niya masabi kung ano ang sa kanya'y mangyayari kung tayo raw ay umalis. Kusa kong binayaang magsasalita at nang mamalas kong malabis ang paghihimutok at kalungkutan ay saka ko inanyayahang sumama sa Earlescourt. Hindi sukat maipagsaysay ang katuwaan ng binata, at kulang na lamang ang niyakap ako sa liig at hagkan ng marinig ang aking anyaya. Si Leoncio man ay sasama sa atin.

—Nagagalak akong totoo, ang wika ni Elena, una'y sa iyo at pagkatapos ay kay Leoncio ang siyang pinakamamahal ko sa lahat ng mga lalaki sa mundo; ang kanyang pagmumukhang matapat at nakahahalina ay nakalulugod sa akin. Kaisangkaisa ni Beatriz, kapwa tumatakwil sa kabulaanan at kasinungalingan.

—Tunay nga po; ang salo ni Reinaldo, ipinagmamalaki ko ang aking mga anak; ang pagpapakunwari at pagdaraya ay di dumapo kailan man sa kanilang mga puso: karapatdapat sa pangalang tinataglay.

—Ngayo'y hindi ka na lalayong palagi sa kanila, ¿hindi ba?

—Mamamatay muna ako. Alam na ninyo na ako'y hindi mapagsalita ng malabis, ina ko; nguni't di ninyo marahil natatalastas kung paano tumutugon yaring kabuhayan doon sa mga anghel sa langit.

—Kung gayon, ipahintulot mo sa akin na ipaalaala ko sa iyo ang isang bagay, si Dora ay minamahal ang mga bata ng taos sa pusong kagaya mo. ¡Pahalagahan mong sandali ang kanyang malaking pagdurusa ng ipagkaloob sa iyo yaong mga bahagi ng kanyang puso! Kinakailangan na makita niya ang kanyang mga anak upang magbawas ang malaki niyang pagdurusa: anopa't ang ganito'y kinakailangan ang sa kapahintulutan mo.

—May katwirang kayo, ang wika ni Reinaldo makaraan ang ilang sandali, anak din ni Dora, at ninanasa niyang makita sila; ¡nguni't... ayokong pumaroon

sila sa Alamos kahima't sa gawang pagdalaw. Mangyayari silang magkikita sa ibang dako, sa bahay ninyo ó sa Londres at sa nalalapit na Pasko ang siyang nararapat.

—Sa palagay ko ay lalong mabuti ay sa Londres, ang tugon ni Elena, susulat ako sa kay Dora, at ibabalita ko ang nakalulugod na pagkakataon,! anong tuwa marahil ng kaawaawang ina!

Mulang maisip si Dora ni Lord Earle, ay nagdanas ng pagkabagabag ang puso. Naalaala niya ang mainam na kinta ng Florencia, at ang silid ni Dora na nalililiman ng mga halamang gumagapang na tumatakip sa bintana, at doon nga niya namalas ang mapagkandiling inang nagiiwi sa kanyang kandungan sa dalawang sanggol; para sa kanya'y tila manding kakahapon ang pangyayaring yaon. ¿Nakagawa ba siya ng magaling nang pasakitan niya ang malambot na puso ng inang yaon, ng kanyang kunin sa piling ang mga anak? ¿Yaong ba ang kagantihan na ipagkakaloob niya sa masusing pagkakalinga ni Dora sa dalawang magkapatid? Patatawarin na sana ni Reinaldo ang kanyang giliw; subali't hindi, sapagka't ang taglay na kapurihan ang siyang pumipigil, at makaraan ang isang sandaling pakikipaghamok sa sariling kalooban, ay nagwika siya ng ganito:

—¡Hanggang sa oras ng kamatayang ko! ¡hanggang sa huli!

—

Ang mainit na buwan ng Agosto, na kabalibalisa sa Londres ay kalugodlugod naman sa Earlescourt. Ang matatanda't nagtatayugang mga punong kahoy na pumapatay sa matinding sikat ng araw ay nagdudulot ng kalugodlugod na lilim; ang mga nagkukumpol na mga bulaklak ay lubhang masagana saan man dako; ang mga kahuyan sa loob ay nagpapamalas ng mga hitik at hinog na mga bunga. Ang nakalulugod na

primabera ay naparam na at humalli naman ang taginit.

Matagal na panahong ang Earlescourt ay hindi nagpamalas ng higit na kasiglahan. Ang kastilyo ay puno ng mga panaohin, at ang nangunguna sa mga nabanggit ay si Lord Airlie.

Si Leoncio Dacre na sa balang araw ay magmamayari ng malaking kayamanang yaon ay naroroon ding masaya at nasisiyahan.

Maraming mga anyaya ang utang nila sa mga karatig kaya't dumating ang araw na kanilang ginanti. Si Beatriz at si Lilia ang siyang nagpakita ng kakayahan. Si Elena ay nagpanukalang pasimulan nang gawin ang palatuntunan para sa isang malaking bangkete, na susundan sa gabi ng isang sayawan. Si Reinaldo ay nagmamatuwid na ang panahon ay labis ng init upang magsagawa ng sayawan.

—¿Ano ang sinasabi ninyo, ama? ang pabiglang sambot ni Beatriz, kung sa Londres ay nagsayaw kami sa mga salong napakaiinit na halos nasindak ako na mangainis ang karamihan. Dito'y mayroon tayong maluluang na pook, napakalalaki ng mga salon, masarap ang hangin at may isang palamigan ng mga bulaklak na higit ang kalakihan na kapara ng isang bahay sa Londres.

—May katuwiran nga, ang pakli ni Lord Airlie. Isang sayawan sa ganitong panahon sa Londres ay di sukat pagalinlanganan na panganib; nguni't dito'y hindi at walang sukat na aatalahanin.

—Kung gayon ay magkakaroon tayo ng sayawan, ang patuloy ni Lord Earle. Lilia, ikaw ang siyang mamamahala ng talaan ng mga aanyayahan, na mangungulo si Enrique at Laurence sa Holtham at ngayon ay maalaala ko pala ay naririto si Gaspar, na

kanyang anak, na nanggaling kahapon sa Alemania, huwag mong kaliligtaang di isama sa talaan.

—¿Si Gasparito? ang sambot ni Elena, ¿uuwi na ba? ¡gaano ang pagnanais kong siya'y makita!

—Si Gasparito ay may anim na paa ang taas, pinakaiibig kong ina, ang saad ni Reinaldong nakangiti· Tunay ngang napakadali ng pagtakbo ng panahon: ang binatang Laurence ay mataas pa kay Leoncio at sa akala ko'y lubhang mabait at maalindog.

Si Lord Eirle ay malabis ang pakikiramdam sa mga kabalisahang ibinunga ng mga huli niyang pangungusap. Bahagyang nanginig si Lord Airlie ng sumaksak sa isip ang maalindog at mabait na binata na aral sa Alemania at dahil sa gayong tinataglay ay mangyayaring maging kaagaw niya.

—Aywang ko nga ba, kung ano't ang mga ilang inggles ay nagpapaaral ng kanilang mga anak sa ibang lupain; ang saad ni Lord Airlie kay Beatriz. Hindi pa bale sa ibang bayan, subali't sa Alemania...

—¿At bakit naman? ang wika ni Beatriz.

—Sapagka't doon ay napakalabis ng mga kaugaliang itinuturo. Kailan pa ma't nakakikita ako ng taong mahaba ang buhok at ang mga mata ay parang nagaantok, ay sinasabi kong iyan ay aleman.

—Kayo'y walang katuwiran, ang saad ni Beatriz na humiwalay sa kausap upang lumapit kay Lilia.

—Naninibugho kayo, ang pakli ni Leoncio, na nakadinig ng usapan. Kaiingat sa isang kaagaw sa piling, Milord.

—Iniibig ko pa na matapos na ang sayawang iyan, ang patuloy ni Lord Airlie, na nagbubuntong hininga. Sa aking akala ay hindi ako magkakapanahong makapagsalita ng malaya samantalang naririto tayo sa gitna ng ganitong kaguluhan.

Madaling nakaraan, kung sa bagay ang kanyang

masamang ulo. Ang kinasisindakang si Gaspar, ay dumating ng umaga ring yaon sa tahanang yaon, at kahit na nababatid ni Lord Airlie na ang panggigilalas ni Beatriz ay nagdulot sa kanya ng malalim na salagimsim, ay namalas niyang ang sinisinta niyang dalaga ay hindi nalugod sa binata at makaraang magbatian, ay muling nanumbalik si Beatriz sa paguusapan; "alinalin ang lalong maiinam na bulaklak na nababagay sa igagayak sa salon ng sayawan."

—Kung magkakaroon ng bulaklak, ang saad ni Beatriz ng boong pagmamataas ay kinakailangan ang marami, sa biglang sabi'y masagana at di ilanilan lamang na mga masetas, na isa dito, isa doon na animo'y bantay na sundalo; na ang mga bulaklak na pipiliin ay yaong higit ang bango at kagandahan sa paningin. Alam mo na ang ibig kong sabihin Lilia, ¿naaalaala mo ba ang mga bulaklak, ni Morton? ¡Kay gandang kulay, ano!

—Ikaw ay maibigin sa mga bagay na matataas at dakila: ang winika ni Elena na taglay ang malaking kasiyahan.

—Kung wala ritong sapat na mga bulaklak, ang saad ni Heberto, ay magpapakuha ako sa Linton. Ang aking tanodhalaman ay tunay na mabuting maghahalaman.

—Iniibig kong Lord, ang wika ni Elena, mayroon kaming maraming mga bulaklak. Magpahanggang ngayo'y di pa kayo napaparoon sa mga ingatang bulaklak at sa akala ko'y kung inyong mamamalas ay malulugod kayo. Beatriz piliin mo ang mga bulaklak na iyong kinagigiliwan at pagsamasamahin mo ayon sa iyong kaibigan.

—Tingnan ninyo nga naman ang magkaroon ng lakas at sikap, ang wika ng mapagwaging dalaga. Ang saad ni ama ay mga tatlumpo ó apat napung paso ng mga bulaklak ay husto na. ¡Gigiklahin namin siya!

Kung ang tanodhalaman, ay nasisiraan ng̃ isip, gaya ng̃ ikinatatakot ni Elena, ay ipadadala namin sa isang pagamutan ng̃ mg̃a sirang isip, upang dooy'y pagaling̃in.

Si Lord Airlie ay sumisinta kay Beatriz sa pamamagitan ng̃ sidhing silakbo ng̃ damdamin at palabirong kilos nito na madaling nagbabago at nagiging malambing at magiliw.

Kailan ma'y di isinalimot yaong kawiliwiling umaga, sa pagitan ng̃ mg̃a bulaklak, na kapiling niya ang kanyang sinta at para sa kanya'y katulad ng̃ isang nakasisilaw na ilaw ng̃ kaligayahan. Ang kilos na yaon ni Beatriz sa „paggawa ng̃ kanyang naiibigan, ay lumilibang sa kanya; natutuwa rin siya kung mamalas ang sariwang mukha na manakanakang sumusung̃aw sa pagitan ng̃ mg̃a halaman, na pumapaibabaw halos hanggang sa kariktan ng̃ tunay na mg̃a bulaklak.

Naririnig ko na ang kampanang tumatawag sa atin sa pagkain, ang saad ni Beatriz, tayo na, magtatatlong oras na tayo dito.

—Ang mg̃a kaawaawang mg̃a maghahalaman ay malungkot ng̃ kaunti, ang saad ni Leoncio, at ang butihing si Donal ay kulang na lamang ang umiyak. Sinabi nila sa akin ng̃ boong tiwala na ang kanilang mg̃a alagang mg̃a bulaklak ay mang̃alalanta sa init ng̃ salon.

—Ako ang bahalang aaliw sa kanila, ang pakli ni Beatriz. Maibigin akong magsayaw sa pagitan ng̃ mg̃a bulaklak, at mayroong kaming pinakamainam na gaya ng̃ mg̃a ito ¿bakit hindi naming gagawin?

—¿Bakit hindi? ang wika ni Leoncio ng̃ boong dahas ¿bakit tayo ba ay hindi mg̃a nasa kabataan, magaganda at maliligaya pinakaiibig kung pinsa? ¿Bakit nang̃alalanta ang mg̃a bulaklak, bakit natatapos ang kariktan, bakit nanglalamig ang pagibig? Itanong ninyo sa pilosopo ang sambot ni Beatriz at huwag sa akin. Nababatid ko kung bakit; ng̃uni't ibig ko na iba ang magpakilala sa inyo.

—Ang natutungkol sa pilosopya ay hindi ko pinanghihimusukan sa ngayon ang tugon ng dalaga. Ang iniibig ko'y ang nga bulaklak, ang musika at ang sayaw, at umaasa akong di magiging kayamutan kailan man sa akin; manakanakang aking naiisip na ako'y hindi tatanda ng gaano: nguni't ito'y, tanging nagdadaan sa akin kung ako'y pagod ó malungkot. Hindi ko mabatid kung paano darating sa akin ang isang araw, na ang init at kariktan sa buhay ay magbabago upang maging kalamigan at kadiliman.

Ng sandaling binibigkas ang mga pangungusap na ito ay nakaramdam siya ng isang bisig na nakaakbay sa kanya; nakita niya ang mga matang tigib ng katamisan at paggiliw na napapako sa kanya, at narinig ang isang tinig tagalangit na bumubu'ong sa pandinig niya ng mga salitang puno ng aliw at pagsampalataya na nagsasalita, anopa't hindi sa musika, ni sa sayawan, ni sa mga bulaklak, kundi sa isang bagay na may kadakilaan na siyang tumugtog sa kaibuturan ng kanyang puso.

—Lilia, ang saad ni Beatriz ako'y hindi kabutihang tulad mo, nguni't pagpipilitang kong maging kaparis mo. Ipahintulot mo gayun man, na magtamasa ako muna ng kaunting panahon, at magkatiwala ka sa akin, siisinta kong kapatid.

Walang anoano'y nagiba ng loob, at si Lord Airlie ay namalas siyang lalong nakahahalina kay sa noong una.

—Iyan ang giliw na aking kinakailangan, ang sumaisip ni Leoncio na nagmamalas kay Lilia. May parang sa aki'y nagtuturo man din. ¡Ah! kung ang mga babaye ay makababatid kung alin ang kanilang tunay na tungkulin sa mundo! Ang dalagang iya'y tila man din para sa aki'y isang anghel, ayon sa aking sukat na pagkawatas. ¡Maano na ngang sa balang araw ay maturing kong akin!

Si Lord Airlie ay lumabas sa ingatang bulaklak na kinamamalasan niya ng mga libolibong bulaklak, na higit ng pagsinta kay sa dati.

—Hihintaying kong makaraan ang sayawan, ang sabi niya, isasamu ko kay Beatriz na siya'y maging giliw ko; kung itatanggi niya ay maglalagalag ako sa malayo, doon sa walang nakakikilala sa akin; kung tatanggapin naman ay magmamasunurin akong kasi niya ¡Ah! ¡gaano ang aking pasasalamat sa langit kung ipagkaloob sa akin ang ganitong di matingkalang katuwaan!



# XXVIII

NANG kinabukasang si Gaspar Laurence ay dumating sa Earlescourt, si Lord Airlie ay nagbigkas ng ilang pangungusap bilang parangal sa bagong dating.

Nakalimot na walang pagsala si Laurence, ang saad ni Beatriz na dahil sa mga paghahanda sa gagawing sayawan ay hindi tayo makatanggap ng mga dalaw.

—Si Laurence, gayun ma'y hindi nakalimot sa bagay na iyon. Ng kalugodlugod na umagang yaon, na ang araw ay nagniningning ng boong dilag at ang masinsing simoy ng kanluran ay nagsasabog ng kalamigan ng hangin; sumaisip niya na ang mga kababayan niya ay magpapasyal ng umagang iyon sa parke kaya't huminging pahintulot na masamahan niya.

Minagaling nga ni Elena ang panukala, at bagamang si Lord Airlie ay nangangatuwiran ay nagtagumpay din.

—Magpasyal kayo sa halamanan at sa dagatdagatan, ang wika ni Elena, ako ma'y pariniyan din mamaya ng kaunti. Ang mabuting paraang dapat na gawin bago magsayawan, ay sumagap muna sa mga ilang oras ng malanig na hangin.

Silang lahat ay nagsiyaong magkakasama. Si Gas-

par ay madaling ipinahiwatig ang kanyang mga adhika na hindi humihiwalay sa kay Beatriz kahit isang dali man. Si Heberto samantala ay ninanasang ang binatang si Laurence ay lumagay sa kabilang dako.

Nangagupuan sila sa lilim ng isang malaking punong kahoy ng akasya, na mula doo'y namamalas ang dagatdagatang nasa gitna ng kalaguan ng mga saases na lumilipana.

Si Gaspar ay dumukot ng isang maliit na bagay at nagwikang lumapit kay Beatriz:

¿Nabasa ba ninyo ang "Undine", Beatriz?

—Hindi, ang tugon niya, dinaramdam kong sabihin, nguni't siyang tutoo.

—Naglalaman ng mga kuwentong mainam at malungkot ang patuloy ni Gaspar; ngayo'y nababagay na basahin, at kung ipahihintulot ninyo ay babasahing ko.

Ang naging sagot ng tanan ay pawang pagsangayon.

Si Lord Airlie ang tanging hindi nagpamalas ng sigla, sapagka't iniisip na ang kanyang kaagaw ay masasamantala ang panahon upang magmakisig.

Ang kariktan ng pook na kanilang kinalalagyan ay isa pang nagparagdag ng kadakilaan ng babasahin. Ang mahihinang alon ng dagatdagatan, na nagsasagawa ng bahagyang ugong ay sumasapit sa mga punong kahoy na matatanda.

Si Gaspar ay bumabasa ng boong dingal; ang tinig ay maliwanag at kalugodlugod, kaya't kahi't isang salita man lamang ng kuwento ay di nakaligtaan ng nakikinig.

Si Beatriz ay nakikinig na natilihan. Sa kanyang pagmumukha'y nalalarawan ang damdaming bumihag sa kanya, at sa maririkit niyang mga mata ay namamalas ang mga damdaming bumabagabag sa kanyang puso.

Si Gaspar ay patuloy ang pagbabasa ng istorya ng maalindog na dalaga, ng makisig na kabalyerong sumisinta, ng matandang Kuhlehorn ng dampa na tina-

tahanan ni Undine, na pagaasawa ng kabalyero, at sa wakas, ay sa maganda at mapagmataas na si Berta. Pagkatapos ay ipinatuloy ni Gaspar na may kalakip na pagsasalaysay ng pagibig ni Berta sa kabalyero, ang paglalakbay niya sa ilog, ang malaking kamay na lumitaw sa tubig upang agawin ang hiyas ng mga daliri ni Undine, samantalang ang pagibig ng kabalyero ay napaparam na.

Ang mga kaisang tubig ay tumutugon anaki sa pagbasa ni Gaspar ng mga pangyayari sa kulang palad na pagibig ng matamis at magandang si Undine at ang pagtatagumpay naman ng mapagmalaking si Berta, ang pakikiisang dibdib nito sa kabalyero, at sa wakas ang pinakamainam na pangyayari, ay ng si Undine'y pumaitaas sa isang umaagos na bukal na hinihingi ang natutungkol sa kanyang pagibig.

—¡Anong inam na babasahin! ang saad ni Beatriz na nagbubuntong hininga. Kailan ma'y hindi ko inakalang may ganyang aklat na napakainam sa mundo. ¡Anong kaisipan mayroon ang mayakda! Sa banta ko'y hindi ko malilimutan si Undine,

Ang mga mata niya'y nilingap ang mukha ng kanyang kapatid, gayun din ang sa kay Leoncio Dacre na lumilingap din.

—Sa akala ko'y mahuhulaang ko sa inyo ang sumasaisip ninyo ngayon, ang saad ni Leoncio kay Beatriz. Tila man ding hinahanap ninyo kay Lilia ang isang tunay na Undine.

Talaga ngang isang akdang napakainam, ang mahinahong saad ni Beatriz si Lilia sa palagay ko'y siyang magsasagawa ng mithi ng mayakda, para kay Undine sa kariktan niya at butihing ugali. Sa banta ko'y natutulad mandin ako ng bahagya kay Berta, sapagka't hindi ako makatututol sa mga iniibig ng aking kalooban.

—¡Anong dikit na kuwadro ang maipipinta ng isang mabuting artista, ang sabad ni Lord Airlie, na kukuha

alin man sa inyong dalawa at pipili ng pook na pinakamainam na pagsasayawan, sa sasakyang bote halimbawa: si Undine ay nakahilig sa ibabaw ng tubig na taglay ang matamis na pangungusap sa mukha, at si Berta nama'y nakaupo sa piling ng kabalyero, na nagniningning, nagmamalaki at bahagyang dinudusta ang kanyang kasamang babaye. Sukat ninyong hakain ang malinaw na tubig na pinaglubluban ni Undine ng kanyang kamay at kinasapulan ng mga daliri nito na may malaki ng nakapangingilabot na isang kamay.

—¿Bakit hindi pumili ng artistang makapagsasagawa ng ganyang mainam na bagay?

—¿At sino ang lalagay na kabalyero? ang sambot ni Beatriz.

—Sapilitang magkakaroon ng ilang kahirapan upang isagawa ang ganyan, ang pakli ni Lilia. ¿Paano maisasaayos ang suot ni Undine? Ang natutungkol sa kay Berta ay madaling isagawa.

—¿Bakit hindi tayo magpasyal sandali sa tubig na sumakay sa bote? ang saad ni Gaspar, at ako ang siyang gagaod.

Iyan nga ang aking iniisip, ng may mga sampung minuto na. Ibig kong ilubog ang aking mga kamay sa tubig ng dagatdagatan upang makita kung ano ang lalabas doon; ang tugon ni Beatriz.

Tumakbo si Gaspar na nagdudumali ng paghanap ng sasakyang bote. Kung nakalulugod man ang lumagay sa parke ng umagang yaon, ay lalo't higit ang sa ibabaw ng mga tubig na naguugoy na mahinahon sa marupok na sasakyan.

—Tayo na nasaan yaong mga liryo ang wika ni Beatriz. ¡Anong ningning ng mga tilamsik ng araw!

Nang naroroon na sila sa ibabaw ng tubig ang mga kaisipan ng dalaga ay nabaling ng umaga ng Mayo, nang si Lilia'y nakaupo sa ibabaw ng mga kabatuhang nagdidibuho ng mapuputing sasakyan na namamalas sa malayong agwat. ¡Gaanong panahon na ang nakaraan

mula noon! Ng mga araw na yao'y nagnanais siyang magkaroon ng pagbabagong kabuhayan na makapagdudulot ng madlang aliw at kaligayahan, ngayo'y mayroon na siya ng lahat; subali't gayun ma'y ng sumaksak sa gunamgunam niya ang alaala kay Hugo Fernely ay hindi niya napigilan ang isang malalim na buntonghininga. ¡Kung mangyayari niyang malimutan! Sa wakas, ang lahat ng nagdaan sa kanya ay pawang isang birong pagsinta. Di kinukusang namutawing muli sa dibdib niya ang isang malalim na buntong hininga.

Si Lord Airlie ay minasdan siya bago nagsulit:

—¿Anong nangyayari sa inyo Beatriz? kailan ma'y hindi ko kayo nakitang napakatatahimik gaya ngayon.

Sandaling natigilan ang binata na nagmamasid sa kanya. Kung mangyayari niyang tulungan; kung magagagawa niyang pawiin ang alaalang iyon sa diwa ng dalaga, kung mangyayari niyang iligtas kay Hugo Fernely; datapwa't... mahirap. Bilang katugunan sa gayong mga isipan, si Gaspar Laurence, ay nagsimulang nagsalaysay ng isang pangyayari. Isang kabalyero, na kaibigan niya, makaraan ang mga hirap nito upang pakasal sa isang maganda at tanging dama ay iniwan niyang dagli at kailan ma'y di na muling sinilay pa. Nang matapos ay napagalaman ang dahilan at sapagka't ang babayi'y kusang nagsinungaling ng isang bagay bago isinagawa ang pagkakasal. Sa kay Gaspar ang gayo'y napakalabis para sa lalaki; nguni't si Lord Airlie at si Leoncio ay kaiba ang palagay.

—Mapatatawad ko ang anomang pagkukulang, nguni't ang kasinungalingan ay kailan man ang saad ni Lord Airlie: sa ganang akin ay kasuklamsuklam ang sa itang "kasinungalingan". Ang ibang pagkukulang ay mangyayaring patawarin, anopa't ang paglilihim ay kailan man. Kapag naalamang ko na sinoma'y dumaya sa akin, maging babaye ó lalaki, ay di ko na muling kakaulayawin pa.

—Gayun din ako ang wika ni Leoncio, at marahil ay hihigit pa. Hindi lamang ang pagdaraya sa akin ang di ko patatawarin kundi sampu nang pagbabantang ako'y dayain.

—Dala ng̃ labis na katunayan sa isang sasakyang boteng maliit, ay lulubog tayo, ang naglilibang na saad ni Beatriz; higit pa ng̃a ang mg̃a pang̃ung̃usap ni Heberto, ¡Kung sumakaalam niya nagkukubli ng̃ isang lihim! Dapwa't ito'y di mangyayari. ¡Gaanong pagsisisi ni Beatriz ng̃ di niya pagkakapagtapat sa kanyang ama!

Lumalapit na ng̃a ang panahon na si Lilia ay maaalaala na si Dacre ay di nagsabi ng̃ kalabisan.

Hinubad ni Beatriz ang guwantes at inilubog ang kamay sa tubig; na isinasaisip ang kuwentong di pa natatalang narinig ni Urdine at ng̃ mg̃a malikmata sa tubig, dumukhang sa bote at namalaging nagmamasid sa mg̃a tubig na nalililiman ng̃ malinis na bughaw ng̃ lang̃it, ng̃ nagpuputiang ulap at anino ng̃ mg̃a malalagong dahong kahoy. Ang dagatdagatan ay nagsagawa sa kanya ng̃ isang katakatakang malikmata. ¿Ano mayroon sa ilalim niyong mg̃a alon? Biglangbiglang napaurong siyang nagsisisigaw, sigaw na umaling̃awng̃aw sa boong paligidligid na kailan ma'y di nalimutan ni Lord Airlie. Natira ang binatang minamasdan siya; ang mukha ni Beatriz ay putlangputla at isang di maipagsaysay na sindak ang nababakas sa kanyang malas.

—¿Anong nangyayari sa inyo? ang tanong ni Lord Airlie na halos di makahing̃a.

Si Beatriz ay naglakas loob at sinikap na ng̃umiti, bago nagwikang:

—¡Napaka ling̃asng̃as ko! marahil ay tatawanan ninyo ako. Sa aking palagay ay pawang isang malikmata lamang; sapagka't ng̃ masdang ko ang tubig ay nakita ko ang aking sariling mukha na taglay ang ng̃iting mapanglaw at nakasisindak na siyang gumikla sa akin.

—Dala lamang ng anino ng tubig, ang sabad ni Leoncio Dacre. Gaya halimbawa ngayon, nakikita ko ang aking sariling mukhang naaaninaw sa tubig. Ulitin ninyong sumungaw, Earle.

—Ayoko na; ang pakling nanginginig ng dalaga, batid ko nang gawa lamang ng guniguni, nguni't sumisindak sa akin labis. Ang mukha'y parang luma labas sa ilalim ng dagatdagat, at may isang ngiting... ¡oh Diyos ko! ¡anong ngiting kakilakilabot! ¿Kailang ko kaya masusunduang mapawi sa aking alaala?

—Huwag ninyong pansinin iyon, ang pasubali ni Lord Airlie; ang ngiting iyong anaki'y inyong namamalas, ay natutungkol lamang sa galaw ng larawan sa linaw ng alon.

Si Beatriz ay hindi na umimik, at kinuha ang kanyang talukbong at ipinatong sa kanyang mga balikat na parang nagiginaw.

—Ayoko na sa tubig, ang saad niya makaraan ang ilang sandali. Tayo na umahon Laurence at ngayon pa'y isinusumpa kong hindi na ako magliliwaliw sa dagatdagatan.

Si Gaspar ay tumawa at si Dacre ay nagwika ng anyong biro,—"Ang bisa ni Undine at ng mga malikmata ng mga tubig" ay napakalakas para kay Beatriz.

Nang alaala ni Lord Airlie ang dalaga ng pagbaba sa bote ay naramdaman ang panginginig ng kamay. Pinagsikapang katkatin sa diwa ni Beatriz ang nangyari sa bote at nagsalita ng natutungkol sa sayawan at sa katuwaang darating; kahima't si Beatriz ay nakikipagusap ay maminsanminsang nahahalata niya ang panginginig na di kinukusa.

Nang dumating ng bahay ay lumingon si Beatriz sa mga kasunod niya at nagsabing:

—"¡Kayong bahala, ang magsalita sa inyo sa aking ama na ako'y nasindak!" Ang mangahas ay babawiang ko ng aking pagmamahal. ¡Anong kahiyahiyang ang isang angkan ng mga Earle ay pamahiin ó duwag! Ba-

tid ninyo, mg̃a kaibigang ko, na kailan pa ma't nasa sa katihan na ako ay walang kinatatakutan".

Ang init ay pumagod sa dalawang magkapatid, at si Elena, ay ipinagutos sa kanila na magpahing̃a ng̃ kaunti para sa bangkete naman.

Si Beatriz ay humilig sa magarang kanape na nasa tapat ng̃ sala nin ng̃ kanyang nunong babaye, na ito'y nagmamasid sa magandang mukha ng̃ kanyang apong nahihimlay.

Ang tulog ng̃ dalaga ay hindi mahimbing na gaano. Ang kanyang nunong si Elena ay tumabi sa kanya anopa't nadinig ang isang malalim na pagbubuntong hining̃a na bahagyang nagsasalaysay sa "malalalim na tubig". Sa wakas ay nagising na nagsisisigaw na nakita niya ang sarili niyang mukha at si Elena ay namalas siyang gulat, at tinutuluan ng̃ butilbutil na pawis ang malapad na noo.

—¿Anong pinapang̃arap mo, anak ko? ang tanong. Ang mg̃a kabataang tulad mo ay nararapat mang̃arap sa mg̃a bulaklak.

—Ang mg̃a bulaklak. ay hindi lagi nang nagsasara sa mg̃a mata, ang sagot ni Beatriz na pinipilit ang pagng̃iti. Nang̃arap ako sa dagatdagatan at aywang ko sa ibang bagay pa.

—May ilang mg̃a tao na nagpapanaginip ng̃ labis, ang pakli ni Elena. Nang bata ako, ay mayroon akong isang kaibigang babaye na minamahal kong mabuti, nagng̃ang̃alang Laura Reardon. Isang [kabalyero, ang kapitang Lemuel ay namimintuho sa kanya at siya naman ay umiibig na bihibihira sa ibang mg̃a babaye. ¡Kahabaghabag na Laura!, sa loob ng̃ ilang buwan, ang kapitan ay anaki'y labis ang pagsinta, pinadadalhan siya arawaraw ng̃ mg̃a bulaklak, musika, mg̃a aklat at iba pang kaloob; anopa't hindi natutupad pa ang pagiisang dibdib niya. Ang babaye ay nananalig na iniibig siya ng̃ binata at hindi nagsalagimsim ng̃ ano pa mang bagay hinggil sa paglilibang sa kanya. Biglangbiglang

napa sa Londres kaya't nagpaalam sa kanya, anopa t nangakong babalik makaraan ang ilang linggo.

Isang umaga ay nakipagkita sa akin at ibinalita ang isang pangarap niya. Napangarap niya na namatay siya at ibinaon sa gitna ng isang matandang simbahan ng aldea: sa lalawigan ng mga pangarap niya ay anaki mandi'y nagdanas siya ng isang galaw na di pangkaraniwan; sa wakas ay nadinig niya sa malayong agwat ang ugong ng mga karwahe na dumarating sa pinto, ang kalatis ng mga kasootang sutla at ang takbo at kaguluhan ng isang kawang lumalapit, kaya't kanyang sinapantahang nagsasagawa ng isang pagkakasal at nadinig mandin ang paring nagtatanong: "Jorge Victor Lemuel, ¿kusa mo bang talaga na tanggapin mong giliw ang babaying ito, sa harap ng Diyos at sa harap ng mga tao?"

—"Opo": ang saad ng isang tinig, na kilalangkilala niya sapagka't sa kanyang iniibig sa mundo. Alicia Ferars, ¿kusa mo bang talaga na tanggaping maging kasi ang lalaking ito sa harap ng Diyos at ng mga tao?

—"Opo": ang saad ng tinig na malinaw at mataginting.

Pagkatapos ay anaki mandi'y narinig niyang ang pagkakasal ay tapos na, na ang masasayang kampana ay nagpupugay sa maligayang magsingpalad, at sa katapusan ang mga karwahe ay nagsilayo ng pawa.

Nang matapos ang pagsasalaysay ng aking kaibigan sa kanyang pangarap ay nagtawa ako; nguni't ang sukat na pagtakhan ay ang kapitang Jorge Lemuel nga ay napakasal sa simbahan ng isang aldea ng araw na iyong mapangarap ni Laura, sa kay Alicia Ferars na hindi niya nakilala kailan man. Ang pangarap na yaon ay naging tutoo at kailan ma'y hindi na ako nakadinig ng kaisang pangyayari.

¿At namatay ba ang inyong kaibigan? ang tanong ni Beatriz.

—Hindi ang tugon ni Elena, hindi namatay; subali't ang pagibig na yao'y siyang nagbigay dusa sa kanyang kabuhayan.

—

Sa lahat ng dako ay siya na lamang naririnig ang sayawan sa Earlescourt. Ang sabihan ay siyang magiging pinakamainam sa lahat sa mga naidaos sa kondado mulang mga unang dako.

Si Lord Earle ay nagdanas ng pagmamalaki at kasiyahan ng makita ang kaalindugan ng salon ng sayawan, na nababalot ng mga bulaklak, at sa pagitan ay mga estatuwang marmol at maririkit na pulanditang tubig na mabango na sumasamyo sa hangin. Sa minsang bugso'y natigilan siya sa pagmamasid sa mga sariwang bulaklak at sa pagiisip sa kanyang nililiyag na anak.

¡Gaanong pagibig niya sa lahat ng lumilikha ng buhay at kasayahan! ang nabanggit sa kanyang sarili. ¡Ngayong gabi'y siyang magiging reyna ng sayawan!

Ng dumoon si Lord Earle ng gabing yaong nagiisa sa kanyang biblioteca na kanyang pinagpapahingahan upang magpahingalay na sandali ay nadinig niyang may tumatawag ng marahan sa pintuan.

—Tuloy kayo: ang wika. At pamayamaya'y sumapaningin niya ang wari'y isang guniguni.

—Ang nunong babayi'y isinugo ako upang tingnan ninyo: ang saad ni Beatriz na namula. Masdan ninyo ang aking mga diyamante at sabihin ninyo sa akin kung nakalulugod sa inyo.

Ng mamalas ni Reinaldo yaong nakahahalinang pangnagatawan ay nagiklahanan at nasilaw mandin. ¿Siya kayang napakagandang bata'y matuturing na anak ni Dora, yaong si Dora na ang mga daliri'y nadungisan ng mga katas ng presas, ng mga nakalipas na panahon?

—¿Nasaan si Lilia? ang tanong ni Rainaldo.

Naunawa ni Beatriz ang kasyahan ag kanyang ama sanhi sa tining ng tinig na kanyang napakinggan.

—Naririto po ako ama, ang saad ni Lilia, ibig ko lamang na inyong makitang mauna si Beatriz.

Si Lord Earle ay walang malamang titigan sa dalawa kung alin ang siyang lalong maganda. Si Lilia sanhi sa pagmumukha niyang anghel na kinakikintalan ng malilinis at mahal na damdamin, ay kagilagilalas sa piling ng mapanghalina niyang kapatid.

—Ninanasa kong magtamasa ng katuwaan kayong dalawa ngayong gabi ang saad niya.

—Iyan po ang aking masasaksihan sa inyo sa ganang akin, ang tugong nakangiti ni Beatriz. Naliligayahan ako at ako'y umaasang pasisimulan na ang sayawan.

Sa mga labi ni Lord Earle ay nakintal ang isang ngiting kinalalahukan ng bahagyang kalungkutan, sapagka,t suma sa gunita niya ang mangyayari sa huli, kung ang kanyang anak ay tatangis ó kaya liligaya.

—¿Sasayaw din kayo ama? ang tanong ni Beatriz na nagukol ng isang tinging nahihintakutan.

—Marahil ay hindi, ang tugon anopa't ang mga kaisipan ni Reinaldo ay bumaling sa huling sandali ng kanyang pagkakasayaw kay Valentina Charteris.

Ang mga araw na yaon ng katuwaan at kasayahan ay naparam sa kanya at di na muling manunumbalik kailan man.



# XXIX

ANG bangkete ay nakalipas na nang magsidating ang pulutong ng mga karwaheng kinasasakyan ng mga panaohin. Sa mga salon ay nagsimula na ang kasiglahan at sa baile ay nagparinig na ng mga unang tugtog ng orkesta.

—Umaasa ako na hindi ninyo kalilimutan ang inyong pangako, senyorita Earle; ipinangako ninyo sa akin ang una at huli ng sayaw at sa kalagitnaan ay ang sino mang may ibig: ang saad ni Heberto.

—Hindi ko po nalilimutan, ang tugon ni Beatriz.

Bagamang sumisinta sa binata, kailan ma'y hindi siya mapanuto sa kanyang piling, hinggil marahil sa siya'y hindi napapanibulos na magwagi.

Sa wakas, ay sinimulan na ang sayawan at sampu ng mga usapusapan ng karamihan ng sumapaningin ang dalawang magkaagapay. Si Gaspar Laurence ay naroroon, at sa tagal na dalawang oras ay nagaagamagam siya na anyayahang sumayaw si Beatriz. Mulang kanyang mamalas ay nagugat na sa kanyang puso ang pagibig; nguni't ng mga sandali ring yao'y naunawa niya ang agwat na humahadlang sa kanya, kaya't minagaling niyang timpiin sa loob.

Palibhasa'y di makatiis na di makasayaw sa dalaga, kaya't lumapit upang pakiusapan, anopa't ang kanyang

tapang ay nagtamo ng kagantihan na isang ngiti at magiliw na pangungusap. ¡Kaawaawang Gaspar! Nang ma-ramdaman ang sinamyuhang hininga ng dalaga na tumatapon sa kanyang pisngi, at sa maputing kamay na yaon ng nakapaniin sa balikat niya, ay para manding nangangarap.

—Ngayon, ang saad matapos ang tugtog, hindi na ako muling sasayaw.

—¿At bakit? ang tanong ni Beatriz na nanggigilalas.

—Sapagka't kinakailangang magmatapat sa inyo, ang tugon ni Gaspar na di makapagpigil: walang sukat na pagalinlanganan sa aking pagtatapat, kayo'y aking sinisinta, Beatriz, ng boong puso.

—Hala, isang pagtatapat na walang katakottakot, ang pakli ni Beatriz na nakangiti. Kinakailangang sabihing ko na kayo'y may tapang, senyor Laurence. Alalahanin ninyong mamakaitlong beses lamang ninyo akong nakikita.

—Sa minsan lamang ay sapat na upang nakawin sa akin ang pusu ko, ang saad ng binata. Hindi ko sasaysayin sa inyo ang aking damdamin; maliban lamang sa isinasamu ko sa inyo na matangi sa inyong pagmamahal, at huwag ninyong kalilimutan na sa mundong ito'y may isang tao na aalintanahin ang lahat ng kapanganiban dahil lamang sa inyo, at ang buhay niya'y mangyayari ninyong pagpasyahan. Hindi ninyo lilimutin, ¿tunay?

—Hindi, ang tugon ni Beatriz: kailan ma'y di ko lilimutin ang inyong maramdaming mga pangungusap. Ako'y inyong kaibigan at mamahaling ko kayo ayon sa inyong karapatan.

—Maraming salamat, ang wika ng binata; ang mga pangungusap na iyan ay nakasisiya sa aking mahinhing adhika.

Nang mga sandaling yaon ay dumating si Lord Earle at isinama si Laurence; si Beatriz ay nanatili sa pook na pinagiwan sa kanya ni Gaspar. Taglay ang pag-

mumukhang magiliw na nagpapadilag sa kimkim na kariktan. Ang pagtatapat ni Gaspar ay nagdulot sa kanya ng kasayahan at dusa. Nasisiyahan siya't naliligayahan kung suma sa isip na pawang mga taong mahal at marunong ay naghahandog sa paanan niya ng buhay at kayamanan. Nahahabag siya kay Gaspar, sapagka't nagkaroon siyang giliw. ¡Anong kasakitsakit ng tatamuhin ng isang pusong humahandog, kung di magkamit ng kagantihan! Si Beatriz ay mangyayaring maging tapat na kaibigan niya; nguni't wala na kundi gayon lamang. Mangyayaring ipagkatiwala sa kanya ang lahat ng pakikipagkilala, nguni't ang pagibig ay kailan man.

Ng sumaksak sa gunita ang ganito, ang dalaga'y napakagatlabi at nagligid ang mga luha doon sa maningning na mata. Hindi, hindi ko maipagkakaloob ang pagibig, sapagka't may pinagbigyan na; sa balat ng mundo'y wala na siyang makikita pang uuna kay Heberto, sapagka't siyang nakikintal sa pusu niya.

Kumitil siya ng isang bulaklak na nasa malapit sa kanya, at saka minasdang mabuti. Subali't sa kanyang pagmamalas ay walang ibang nasa sa kanyang isip kundi yaong si Heberto at sampu ng mga pangungusap nito, nang sa lilitaw ang isang anino na siyang gumulantang sa nahihimlay niyang damdamin at nang itaas niya ang kanyang mata'y namalas niya yaong kinatutungkulan ng nasa sa isip niya.

—Beatriz, ang wika kinakailangang magusap tayo Marapatin ninyong samahan ako sa malayo dito.

Ang dalaga'y natira sa pagmamalas at tumatanggingnguni't sa kanyang mukha'y nakintal ang isang wari'y pagsunod. Si Lord Airlie 'ay siyang naging saksi ng tugtuging sinayawan ni Gaspar Laurence at sa salitaan na nangyari. Namatyagan din niya ang malambot na pangungusap ng kanyang sinta, at yaon ang bumalisa sa kanya. Yaon nga lamang ang unang bugso ng pagdaranas niya ng panibugho.

¿Mangyayari kayang si Gaspar ay magkaroon ng pagibig kay Beatriz na paggugugulan niya ng taglay na kabuhayan? ¿Anong kanyang sinasabi upang mahika yat niya? Hindi sukat na magalinlangan, sapagka't ang isang salon ng sayawan ay hindi pook na natataan upang paghandugan ng kanyang kamay at pangalan; anopa't natatalaga siyang maunawa ang pasya anoman ang kasapitan. Dahil dito'y lumapit kay Beatriz at sumamong samahan siya.

—¿Saan kayo paroroon? ang biglang tanong ni Beatriz ng makitang si Lord Airlie ay tinahak ang masikip na mga salon at taguang bulaklak.

—Hindi naman tayo lamang, masdan, ang wika ni Heberto, at naroroon si senyorita Laurence at si senyor Gresham, na kapwa rin naparito sa malusog at malamig na halamanan, upang lisanin ang mainit na salon. Pahintulutan ninyo ako ngayong magsalita.

Ang matahimik na buwa'y tumatanglaw sa halamanan na kinadoroonan ng dalawa: ang hangi'y balot ng mayamang samyo ng di mabilang na maririkit na bulaklak na namamalas saan man dako.

Si Beatriz na nagigiklahanan pa rin sa silakbo ng damdamin na nalalarawan sa mukha ni Lord Airlie, ay lumikmo sa isang bangko na nasa paa ng isang hasmin, na ang mga sanga nito'y anyong isang bubong.

—Beatriz, ang saad niya, hindi na ako makatiis ¿ano ang sinabi sa inyo ni Gaspar Laurence kanikanina? ¿Hindi baga ninyo natatalos, buhay ko, na higit ko kayong sinisinta? ¿Hindi ba ninyo natatalastas na inibig ko kayo mula pa ng mga unang sandaling magkapalad akong kayo'y makilala? Beatriz, ang mga pangungusap ko'y walang sinasabi; subali't malasin ang aking mukha at basahin sa kanya yaong mga pangungusap na yaring aking mga labi'y hindi maipagbigkas.

Nguni't ang dalaga'y hindi itinaas ang mga mata upang malasin; ang maningning na ilaw ng pagibig na nagbubuhat sa kanya'y nakasisilaw,

—Huwag ninyo sana akong habagin, Beatriz, ang patuloy niyang hawak ang mga kamay ng dalaga. Malakas ako't matapang; datapwa't paniwalaan ninyo na ang inyong pagkibo'y makamamatay sa akin. Ang lahat ng mga pangarap ng buhay ko'y napipisan sa inyong pagsinta. Ipagkaloob ninyo sa akin ang ilang pagasa kung mangyayari.

Inilingon ang mukha ni Beatriz at sa liwanag ng buwan ay nangyaring nakita ang mga luhang nanatak sa maririkit niyang mga mata. Bilang tanging katugunan ay walang ibang nasabi kundi:

—¿Bakit ko pa kayo bibigyang pagasa, gayung ang aking puso'y buongbuong inyo? Sinisinta ko kayo ng boong puso: ¿hindi ba ninyo nababatid?

Si Lord Airlie na halos baliw sa pagirog at katuwaan, ay di napigil ang masidhing nasang pahirin ng mga halik ang luha ng kanyang sinta.

Ngayon, tunay na ikaw ay akin, Beatriz, akin hanggang kamatayan. ¡Ulitin mo sana iyang mga pangungusap, giliw ko! Huwag mo na sana akong pupuin tulad ko ngayon sa iyo, isinasamu ko sa iyo.

—¡Ako'y iyong iyo hanggang kamatayan!

Kailan ma'y di nakatkat sa diwa ng dalawang magsingibig ang alaala doon sa maligayang sandali.

—Ako'y yayao na, ang saad sa wakas ni Beatriz na bumibitiw sa mga kamay na sa kanya'y pumipigil ¡Oh! Heberto, ¿anong sasabihing ko ngayon sa aking pagalis? ¿Ano't di mo inantay hanggang kinabukasan man lamang?

—Hindi ko natiis ang sagot ng binata, at marahil bukas ay hindi ka magbubutihing loob tulad ngayon sa akin.

Nang lisanin ang halamanan ni Lord Airlie ay bumali ng isang sanga ng margarita at ibinigay kay Beatriz.

Nangatigilan pa sa pook na kinadoroonan nila sa loob ng ilang minuto at saka nagsitungo sa salon ng sayawan.

—Ibig kong sumayaw sa iyo sa lahat ng vals ang saad ni Heberto; at sa gabi ring ito'y makikipagusap ako sa iyong ama, ¿ipinahihintulot mo ba, giliw ko?

—Tunay, na kanyang ipinahihintulot. ¡Katangitangi siya nang pagiging katipan ng mahal na binatang yaon! ¡Na ang lahat ng tao ay nakabatid na si Beatriz ay kinalinga ng kapalaran!





# XXX

KAILAN ma'y hindi mahaka ni Beatriz kung paano nawakasan ang sayawan; sa ganang kanya'y pawang kaligayahan ang lahat makaraan ang pakikiulayaw niya kay Lord Airlie sa halamanan. Ang ingay ng musika at taginting ng mga tinig ay suma sa pandinig niyang animo'y nangangarap. May mga sandaling ang lahat sa kanya'y parang higit ang kaalindugan, na yao'y kung kapiling siya ni Heberto. Ang puso niya'y inaapawan ng katuwaan.

Tila mandin isang kagilagilalas na pagkakataon na ng mga sandaling yao'y di sumagunita niya si Hugo Fernely. Kaya't walang anomang gumambala sa kanyang gunamgunam.

Nang sumapiling niya si Elena, nang ang mga panaohin ay nangagsipagpaalam ay namalas niyang si Lord Airlie ay nagaantabay sa kanyang ama.

—Natatakot ako, ang saad na parang walang anoman sa tainga ng dalaga, na si Lord Earle ay magkaroon ng kapansanan, datapwa't ako'y nahahanda nang pakipagusapan siya ngayong gabi. Ipangaku mo sa aking di ka magpapahinga sa iyong silid hanggang di magtamo ako ng kapasyahan niya.

Hindi siya makapahindi. Kapag ang mga dalagang kaugali ni Beatriz ay siyang dinapuan ng pagibig, ay

talagang katakataka ang pananalig na nagdadala sa mg̃a tibukin ng̃ kanyang puso. Ibig sanang sabihin ni Beatriz sa kanya sa anyong isang biro na nagtagumpay na siyang labis sa gabing yaon ng̃uni't di nangyari, at wala siyang ginawa kundi nang̃ako na lamang na pauunlakan ang gayong mg̃a adhika.

Si Lord Earle ay tumatanggap ng̃ mg̃a pasasalamat na ipinatutungkol sa kanya ng̃ mg̃a panaohing nagpapaalam kaya't di napapansin ang sa kay Lord Airlie na pagkakatayo sa kanyang tabi. Nang ang huling karwahe ay makaalis na at wala nang natitira kundi ang maganak sa Earlescourt, ay saka nangyari ang mithi ni Heberto.

Inanyayahan ni senyora Elena si Beatriz at si Lilia sa kanyang silid upang pagusapan ang kinalabasan ng̃ sayawan. Si Leoncio na nagdaramdam sanhi sa pagkatapos ng̃ sayawan ay yumao nang nagpahing̃a sa kanyang tutulugan. Si Heberto ay lumapit kay Lord Earle at huming̃ing pahintulot na makaulayaw sa mg̃a sampung minuto.

—¿Hindi baga mangyayaring mapaliban hanggang bukas? ang tanong ni Reinaldong nakang̃iti at kasabay na dinukot ang orasan. Tingnan ninyo, mahigit nang ikatlo.

Hindi po; ang tugon ni Heberto, hindi po mangyayaring matulog ako ng̃ayong gabing taglay ang alinlang̃an.

—Kung gayo'y halikayo, ang saad ni Reinaldong tumutung̃o sa biblioteca na ng̃ mg̃a sandaling yao'y maliwanag pa ang mg̃a ilaw.

—Ng̃ayon, ¿anong inyong sasabihin? ang magiliw na tanong sa nagmimithing nang̃ing̃ibig.

—Nararapat ako sanang magsanay ng̃ aking mg̃a sasabihin; ng̃uni't hindi na nangyari, kaya't ipagpaumanhin ninyo ang aking pagtatapat. Sinisinta ko ang inyong anak na si Beatriz, Milord, at hinihing̃i ko sa inyong siya'y aking maging giliw.

—Kung siya'y umiibig sa inyo, ay inyong maaasahan.

—Sa akala ko po ay di kayo namamali: ang tugon ni Heberto.

—Dagli nating malalaman, ang wika ni Lord Earle binatak ang tali ng kampanilya at ipinagutos sa alilang tawagin si Beatriz.

Hindi malimutan ni Heberto ang namumulang mukha ng kanyang sinta ng pumasok sa kinadoroonan ng kanyang ama.

—¿Tunay baga ang ipinagtapat sa akin, Beatriz na kayo'y nagkakaibigan ng binatang ito? ang tanong ni Reinaldo bago niyakap ang kanyang anak ng boong giliw. ¿Ibig mo bang ikaw ay maging giliw ng binatang si Lord Airlie?

—Opo ama ko, ang banayad na sagot niya.

—Kung gayon, Heberto, ngayo'y ibinibigay ko sa inyo ang isang kayamanang walang kahalahalaga. Mangyayari ninyong tayahin ang kanyang pagibig sa mga pangungusap niya. Masasabi ko sa inyo na iyan ang kanyang unang pagibig at kayo lamang ang siyang unang kasintahan. ¿Hindi ba Beatriz?

—Tunay nga po; ang sagot ng dalagang nanginginig ang tinig, sapagka't sanhi sa mga pangungusap ng kanyang ama ay muling nanauli sa kanyang alaala yaong si Hugo Fernely.

—Bukas na, ang patuloy ni Reinaldo, maguusap tayo hinggil sa haharapin; ngayo'y pagod tayong lahat kaya't nangangailangang magpahinga.

—Tunay nga po, ang pakli ni Heberto.

—Sukat ninyong mapagkuro na kung ako ang siyang tatanungin tungkol sa nararapat na kasi ni Beatriz ay walang ibang pipiliin kundi kayo. Hindi ko naman ninanasang ako'y inyong pasalamatan. Mayroon akong kaalaman sa natutungkol sa isang nangingibig na

tapat hinggil sa mangyayaring sabihin sa papaganyang mg̃a bagay. At dahil diya'y hanggang bukas na muli.

—

—¿Sa ano ka iniibig niya, Beatriz? ang tanong ni Lilia ng̃ makitang nasok ang kanyang kapatid sa salaminan.

—Sa gitna ng̃ aking katuwaan ay wala akong pang̃ung̃usap na sukat mabigkas ang sagot niya. Akalain mo, kapatid kong minamahal, si Lord Airlia ay kahihing̃i lamang sa ating ama upang maging giliw niya ako. Sabihin sa iyo ang aking pagibig sa kanya'y wala ng̃ kailang̃an marahil.

Ang pag̃mamataas ay naparam sa mukha ng̃ dalaga. Inihilig ng̃a ang ulo niya sa ibabaw ng̃ balikat ng̃ kapatid niya bago natulo ang luha sa kasayahan.

—¡Oh! ¡gaano ang pagibig ko sa kanya! ng̃uni't ang masasabi ko sa iyo na kailan ma'y hindi ko nagunitang sisinta siya sa akin. ¿Ano kaya ang nagawa ko upang magkamit ng̃ ganyang kaligayahan?

—Tunay Liliang sinisinta ko siya ng̃ boong puso. Para manding isang hari sa pagitan ng̃ ibang mg̃a lalaki, napakamahal na ugali. Kahima't siya'y hindi isang Lord Airlie kundi isang kaawaawang pulubi ay sisintahin ko rin siya marahil.

Pinakikinggan ni Lilia ang lahat ng̃ yaon at kasunod na isandali ng̃ kanyang kapatid, pagkatapos ay magiliw na hinagkan bago pumasok sa kanyang silid na pahing̃ahan.

Si Beatriz ay napagisa sa wakas, napagisa sa kanyang kaligayahan at pagibig. Para mandin sa kanya'y mahirap na mangyari ang maghari sa kanyang puso ang katiwasayan; hindi siya makatulog, ang larawan ni Heberto at ang mg̃a pang̃ung̃usap nito'y siyang bumabagabag sa kanya.

Ipinaubaya ang hihigan at nagsuot ng̃ isang damit na kulay rosa. Iniisip niya na ang malamig na simoy

sa gabi ay makapagpapahimlay sa kanya, binuksan ang balkon, sinikap na huwag magmaingay at saka dumungaw.

Ang gabi'y maaliwalas at matahimik; ang buwan ay parang ibinibiting nagsasabog ng libolibong mga tilamsik mula sa itaas hanggang sa matahimik na mga tubig ng dagatdagatan, samantalang ang iba nama'y tumatanglaw sa kasinsinan ng mga punong kahoy at mga talulot ng mga rosas. Ang kahilihiling alindog na naghahari sa lahat ng dako ay gumising ng mga bagong diwa sa walang kapalagyang ulo ng dalaga.

Madaling ang hanging malamig ay nagsagawa ng hiwaga: si Beatriz ay sinumpong na ng antok kaya't tumungo ng kanyang silid.

Ang araw ay nagsasabog na ng kanyang mga gintuang tilamsik sa kinaumagahan ng si Beatriz ay magising. Sa piling niya'y nalalagay ang isang ramilyeteng bulaklak, na may mga patak pa ng hamog sa mga dahon, at sa pagita'y may isang papel na nagsasaad:

"Beatriz, samu ko sa iyong manaog ka lamang sa mga ilang minuto sa halamanan bago magalmusal: ibig kong sabihin mo sa akin na hindi isang pangarap ang katuwaang tinamo ko kagabi".

Napalukso mandin ang dalaga ng matunghayan ang sulat na kalakip doon sa mga bulaklak; nagbihis na nga ng isang marikit na damit pangumaga at ng isang manipis na panyo, bago nagtungo sa halamanan na pinagaantayan sa kanya ni Heberto.

—Hindi isang pangarap; ang saad niyang iniaabot ang maputing kamay upang magbigay galang.

—¡Anong buti mo, sinta kong Beatriz! ang saad ni Lord Airlie at tuloy idinugtong na sabi: kulang na lamang ng mga dalawampung minuto upang tawagin tayo sa pagaalmusal; magmadali tayo sana.

Ang umaga'y malamig at matahimik.

—Beatriz, ang saad ni Heberto, ¿nakikita mo ba

iyang tanglaw ng langit na nagbibigay buhay sa lahat ng mga bagaybagay? ah magtatlong linggo lamang na aking naisip na di ko daramdamin kung siya ma'y di sumikat, masunduang ko lamang ang iyong pagsinta. Halos bahagya na akong makapaniwala sa aking kaligayahan. Ang aking dalubhasang adhika'y walang iba kundi ang pakasal sa isang diwatang tulad mong wala pang sinisinta. Sinomang tao'y wala pang nakahihigpit sa iyong kamay na paris ng aking paghihigpit, at sinoma'y walang nakahalik sa iyong paris ng aking sa iyo'y pagkahalik kagabi.

Nang marinig ang mga pangungusap na ito, ang mukha ng dalaga'y namula, sapagka't sumaksak sa kanyang gunita si Hugo Fernely.

—Nangangamba akong maging isang sintang lubhang panibughuin; at kaiinggitan ko marahil ang mga bagay na mamalas ng maririkit mong mata. ¿Ibig mong magpasyal tayong nangangabayo pagkaraan ng almusal? Nais kong magusap tayo nang natutungkol sa Linton, na aking tahanan, sapagka't di maglalao't ikaw ay magiging senyora Airlie de Linton at pinatutunayang ko sa iyo na walang sinomang haring makapagmamalaki sa kanyang giliw na matutulad sa akin.

Ng sandaling yaó'y tumugtog ang kampana. Ng si Beatriz ay nasok sa komedor, ay minasdan siya ni Elena bago nagsulit:

—Ibinabalita sa akin ng ama mo ang natutungkol sa nangyari kagabi matapos ang sayawan. ¡Na ang gawad ng kalangitan ay lumugod nawa sa mgg ulo ng marikit na magsinta at nawa'y paligayahin sa tanang buhay!

Dagli ngang natalos ni Leoncio Dacre ang dahilan gg salitaan.

Si Lord Earle ay nagtataka sapagka't ang tagadala ng sulat ay hindi pa dumarating, anopa't ng matapos ang pagaalmusal ay siyang paglapit ng isang alilang kasama ang maydalang mga sulat. Sinimulan nga

ni Reinaldo ang pagmumumod ng mga liham; may tatlong para kay Lord Airlie, isang sulat ni Dora para kay Elena, dalawa para kay Leoncio at walang para kay Lilia. Si Reinaldo'y natirang binibilingbiling sa kanyang kamay ang isang sulat na nasa sa pangkaraniwang sobreng bughaw, anopa't sa wakas ay nagsaad

—Ang sulat na ito'y mula sa Brookfield para kay senyorita Beatriz Earle. ¡Anong pagkalalaki ng titik! Dito'y mapagkukuro na ang nagpadala ay may adhikang mabasang maliwanag ang pangalan.

Kinuha ni Beatriz ang sulat, siniyasat ang titik na para sa kanya'y hindi kilala, at sapagka't wala siyang sinomang kaibigang babaye sa Brookfield, kaya't inisip niyang nararapat maging isang liham na humihing abuloy. Si Lord Airlie ay tinahak ang salon upang makipanayam sa kanya, at hindi man inisip na mabuti at kapagdaka'y isinilid ni Beatriz ang sulat sa kanyang bulsa, na hindi man lamang binuksan, at pagkaraan ng mga ilang minuto'y hindi na nakaalaala sa bagay na yaon.

Ang mga kabayo'y paraparang nakahanda na sa pagpapasyal at si Lord Airlie ay nagaantay sa kanya sa patyo ng kastilyo.

Tumungo si Beatriz sa kanyang silid upang magsoot ng damit pangkabayo.

Kailan ma'y di nalimutan ni Beatriz ang katuwaang tinamo niya ng pagpapasyal na nakakabayo sa piling ng sinta niya at pinakikinggan ang bawa't isinasaysay sa kanya hinggil sa tahanan sa Linton, na ang mga silid ay para manding nagtataglay ng istorya, gayun din ang mga punong kahoy, ng kanilang mga kasayahan.

Sa matandang tahanan ni Lord Airlie ay natatalagang gawin ang malaking mga pagbabago; sa isang tabi'y itatayo ang isang tahanang mainam, sa isang silid nito'y ilalagay ang mga kagayakan at palamuti anopa't walang katulad sa ganda. Ito nga ang tahanan para kay Beatriz.

Habang nagiisip sa mg̃a libolibong panukala'y patuloy ang dalawang nang̃ang̃abayong tinatahak ang parke nang sa sasaksak sa alaala ni Beatriz ang isang bagay.

—¿Anong iisiping kaya ni ina kung kanyang malamang ako'y magaasawa? ang saad. ¡Siya na laging tumatakwil sa pag̃ibig at sa pagaasawa! Ang mabuti yata'y dalawin mo Heberto. ¡Kaawaawa naman ang aking ina!

Nang mg̃a sandali ring yao'y suma sa isip ng̃ dalaga kung ano't tumatakwil si Dora sa pagibig na para sa kanya'y kalugodlugod.

Si Lord Airlie ay boong kasiglahang tinatanggap ang lahat ng̃ mg̃a itinuturo ng̃ kanyang irog.

Ng̃ayon di'y susulat ako sa kay ina na ibabalita ko ang pinangyarihan, sapagka't ayokong maalaman niya sa pamamagitan ng̃ balita ng̃ iba.

—At kung tutulutan mo ay ilalakip ko sa iyong liham ang isang maikling balita ko, na bilang pagluhog na marapatin ding tanggapin ako.

—Sa akala ko'y walang anomang sukat na ikasasama: ang tugong nakatawa ni Beatriz.

Nang magsiuwi na sila, si Beatriz ay tumung̃o ng̃ kanyang silid at sumulat ng̃ isang mahabang liham kay Dora; na marahil ay tatawanan kapag binasa ang salaysay ni Lord Airlie. Nang matapos na ang pagsulat ay oras na ng̃ paghahanda ng̃ tanghalian.

—¿Anong soot ang minimithi ninyong dalhing ko sa inyo? ang taimtim na tanong dalaga.

—Ang pinakamaganda, ang sagot ni Beatriz na pinaghanarian ang mukha ng̃ kasayahan. Makaraan ang pagbubulatlat sa kanyang taguang damit, ay napili yaong isang napakaganda na kulay puti. Kung natutungkol sa mg̃a hiyas ay walang sukat na dadalhin at ang ilalagay na palamuti'y liban sa tatlong mapupulang rosas; ang isa'y sa pagitan ng̃ pusod ng̃ kanyang maitim na buhok, ang isa'y sa kanyang puting pangliig at ang isa'y sa ibaba ng̃ saya.

Matapos ang lahat ng̃ ito'y lumapit sa isang sa-

laming malaki at nḡ makita ang larawan niyang nasisinag ay nasiyahan sa kanyang pagkakapili.

Walang anoano'y naalaala niya ang sulat. Ang damit na ginamit niya noong umaga ay nasa sa ibabaw nḡ isang upuan; sinunggaban at dinukot sa bulsa ang naroroong sulat.

—¿Kailanḡan pa baga ninyo ako? ang tanong nḡ dalagang kausap.

—Hindi na; ang tugong pinupunit ni Beatriz ang sobre, ako'y nahahanda na.

Lumabas ang dalaga sa silid, at si Beatriz na nasa malapit sa salamin ay kinuha ang liham na nasusulat sa maliliit na titik at napakahaba; dagli nḡang hinanap ang lagda anopa't di kaagad natagpuan.



# XXX

SAMANTALANG binabasa ni Beatriz ay untiunting napaparam ang pamumula ng kanyang mga labi't mga pisngi; ang puso niya'y tumitibok ng boong lakas, at ang pagkasindak ay nalalarawan sa kanyang mukha; nang sumapit sa huling talata, ang liham ay nabitiwan at napaluhod na tinatakpan ang mukha ng kanyang mga kamay.

Ang araw na pumapasok sa durungawan na nililiwanagan ang dalaga ang masayang tilamsik anaki'y lumilibak sa pagdurusa ng kahabaghabag na si Beatriz.

Ang matinding dagok ay sumapit din, na kanyang inaakalang di mangyayari, ang di matutulusang kamay ng katalagahan ay dumating na sa hanggahan: nasumpungan siya ni Hugo Fernely kaya't hinihingi ang katuparan ng kanyang pangako.

Yaong sulat na ng minsang sandali'y nagbigay dusa sa kay Beatriz ay dili iba't sa binatang kapitan at ang mga lulang pangungusap ay tigib ng pagibig at kasiglahan. Ang sulat ay ganito ang sinasabi:

"*Iniibig kong Beatriz:*

"Matapos makipagbaka sa libong mga kapanganiban sa dagat at sa lupa, ngayo'y naparito ako upang hingin ang katuparan ng iyong sumpa. Mulang tayo'y magkahiwalay, minsang sumapanganib sa kamatayan anopa't naligtas

ako sapagka't ang pangbathalang alaala sa iyo'y siyang nagbigay tapang sa aking kaluluwa at lakas sa aking mĝa bisig.

"Hindi ko ipinagalinlanĝang sabihin sa iyo, na sakali mang ako'y namatay, ay hindi ring kita ipauubayang di sisintahin, kaya't sa akala ko'y kung nagka tutoo man at dumalaw ka sa aking libinĝan upang sambitin ang panĝalang ko at magtigis nĝ isang patak na luha, ang mĝa pandinig ko'y pilit lilikumin ang iyong mĝa panĝunĝusap at yaring mĝa labi'y ang iyong pagtanĝis.

"Ipinanĝaku mo sa akin Beatriz na ikaw ay aking magiging giliw: hindi mo nalilimutan ¿hindi ba? ¡Ah! hindi nĝa; iya'y hindi mangyayari; ang lanĝit kailan ma'y hindi sasaksi sa isang kabulaanang higit ang kalakhan, Umaasa akong sasabihin mo sa akin ang isang panĝunĝusap, á paguukulan mo ako nĝ isang nĝiti bilang patunay na nagmatapat ka sa ating pagsisintahan. Nagpalibotlibot ako kagabi sa paligidligid nĝ iyong kastilyo, at ibig kong masunduan ang durunĝawan nĝ silid nĝ aking iniibig, at upang masdan kung pinapanĝarap niya ako.

"¡Gaanong ipinagbago nĝ mĝa bagaybagay mulang tayo'y nakalikmo sa mĝa kabatuha'y ipinanĝaku mo sa aking kita'y aking giliw! Nĝ ipagtanong ko doon, ay nabatid ko na ang magandang diwata na kaukaulayaw ko nĝ una'y anak ni Lord Earle. Ang kalagayan mo nĝayon ay kakaiba; nĝuni't alamin mo na iyang kakisigan na nakababalot sa iyo'y di nakababalino sa akin; sapagka't nababatid ko ang kamahalan nĝ puso mo at ang katunayan nĝ iyong mĝa panĝunĝusap.

"Naririto ako nĝayong muli sa iyo Beatriz, kundi man ako turing na isang Creso, subali't sa salapi'y may sapat upang gugulin sa iyong mĝa pitahin. Dadalhin kita sa malayong lupain, na ikapagtatamasa mo nĝ kaligayahan.

"Naririto ako't nagaantay nĝ iyong mĝa atas. Isang

balitang aking natanggap na siyang ikinabatid ko na iyang iyong ama na si Lord Earle ay isang taon gan. daya. Kaya't hindi ako makikipagkita sa iyo diyan, kundi aantayin ko lamang ang iyong katugunang sa Brookfield. Sulatan mo ako mamaya at sabihin 'mo sa akin kung saan dako at anong oras kita magkikita. ¡Gaanong pagkasabik ko sa mg̃a sandaling pagaantay ko upang muling mamasdan iyang mapanghalina mong mukha! Huwag mong kalilimutan itong iyong matapat na sumusuyo,

*Hugo Fernely.*"

Ipadala mo ang iyong sagot sa opisina ng̃ sulat sa Brookfield."

Binasang mataimtim ni Beatriz ang sulat. Ang mg̃a labi niyang namumutla ay nang̃ing̃inig sa pagkagalit. ¿Bakit napakabiglabigla ng̃ pang̃ahas na iyon? ¡Ang pagibig niya! ¡Ah! kung mababasa ni Heberto Airlie ang mg̃a titik na yaon. Ang pagibig ni Fernely! anong kaululan! ang tang̃ing pang̃alan niya'y nakayayamot na. ¿Bakit humahadlang sa kasalukuyan niyang katuwaan, yaong guniguning nagbabanta ng̃ kanyang kabataan? ¡Anong gagawin? ¿kang̃ino hihinging tulong?

Sa gitna ng̃ pagkagulo ng̃ kanyang isip ay napasuntok sa mesang marmol na kinalalagyan ng̃ sulat at namulas sa kanyang mg̃a labi itong di magkamayaw na paghihimutok.

—¡Nabubulagan yata ako ó nasisiraang isip!—ang himutok.—¡Diyus ko, iligtas mo po ako sa ganitong pangyayari.

¿Ano ang gagawin niya? Wala siyang pagasa, kung mabatid ng̃ ama niya ang gayong pagdaraya, siya'y ipag tatabuyan sa tahanang iyong pinakaiibig niya, at kailan ma'y di patatawarin ang kanyang pagsisinung̃aling. Kung dumating sa kaalaman ni Heberto na ibang lalaki'y nagmayari sa kanya at nahagkan ang kanyang mukha, ay walang pagsalang mawawala ang lahat na pagibig.

Upang manatili sa Earlescourt at masunduan ang pagmamahal ng kanyang ama at sampu ng pagibig sa kanyang sinta, ay kinakailangan ang huwag maalaman ang anomang natutungkol kay Hugo Fernely.

¿Anong mangyayari niyang gawin? ¿Mangyayari kaya niyang mabili sa pamamagitan ng salapi ang kanyang laya? Kung maaalaala ang kanyang pagibig at pagmamalaki ay kailan ma'y hindi mangyayari.

Kung siya'y nakasal na bago siya dumating, ay wala nang anomang ipaghahabol. Nguni't, ¿nauulol kaya ang taong iyon upang magakala na siya na may maraming namimintuho'y pakakasal sa kanya? ¿Paano kaya nangyaring ipalagay na si Beatriz ay umibig at magpapatuloy sa isang lalaking may malabong pagkatao?

Wala na ngang panahong sukat na ipagbulay ng dalaga, sapagka't ang kampana'y tumugtóg na at kinakailangan siyang pumaroon sa kainan. Dagli niyang inilagay ang sulat sa isang lalagyan at sinusian niya, pagkatapos ay nagsalamin at doon niya namasdan ang ipinagbago ng kanyang mukha. ¿Paano niya makakatkat sa kanyang mukha ang bakas ng sindak at pagkatakot? Ang mga rosas na ng mga unang sandali'y nakakahawig ng namumula niyang mga pisngi, nguni't ng mga sandaling yao'y kakaiba sanhi sa pamumutla niya.

—Kinakailangang magtiis at sumangayon ang nasabi niya sa sarili. Isang pagmumukhang gaya ng sa akin ay mapagúukulan ng isang lihim. Isasagawa kong mahimasmasan ang sarili, at sa wakas ay mangyayaring maisaayos ang lahat.

Ang tunog ng kanyang tinig ng ipagbigkas ang mga salitang yaon ay nanginginig at paos.

—Walang sukat na pagalinlanganan na maraming mga babaye ay dinanas ang katayuang lalong mahigpit kay sa akin, anopa't pawang nakaiwas; lalunglalu nanga ¿anong kapanganiban ang mangyayari na di ko

mapaglalabanan kung natutungkol din lamang sa kay Heberto Airlie?

Si Beatriz ay lumabas nanga sa silid at pagkaraan sa maluluang na tanggapan ay bumaba sa hagdanang iilingiling ang ulo at lumikmo sa kanyang upuan sa maalingdog na mesa na pinagnininingningan ng ginto at pilak na mga rehas. Ang dalaga gayun ma'y di nag-iisa at sa kanyang piling ay naroroon ang isang kaa-lakbay ang walang kahiwahiwalay na katakutan.

—Beatriz, ang saad ni Elena nang ang pagkain ay matapos na, kailan ma'y hindi ka na ba magpapaka-bait.

Ang dalaga'y nagulat at bahagyang pamumutla ang nakintal sa mga pisngi niya, na pagkatapos ay dagling naparam.

—Huwag kang mabibigla, anak ko, ang patuloy ni Elena; ako'y hindi nagagalit; sinasabi ko lamang sa iyo na ang pasyal mo ay napakalabis ngayon, nararapat na si Lord Airlie ay ingatang ka ng higit: ang araw ay napakainit at marahil ay nakasama sa iyo, sapagka't kailan ma'y hindi kita nakitang napakaputlang tulad ngayon.

—Hindi naman po kami naglakad na gaano sa init ng araw; ang tugon ni Beatriz na waring masayang nakangiti; pinagsikapan naming kumanlong sa lilim. Ang katotohanan ay nagdamdam ako ng pagod; anopa't sa akala ko'y hindi sa pasyal.

Nang hapong sila'y nangasa sa salon, si Lord Airlie ay sumamo kay Beatriz na kumanta. Dagling sumunod na suma sa isip niya na sa pamamagitan ng musika'y mangyayaring magbawas ang mga ligalig ng kanyang puso.

Nakikinig si Hebertong nawiwili sa matatamis na tinig niyong nakaaaliw na boses, na walang mapaghahalintularan ng taginting sa kalungkutang nababakas sa bawa't kumpas.

—¡Anong kantang kalungkotlungkot, Beatriz! ang nahalata ni Lord Airlie. Ang kanta'y natutungkol sa pagibig; nguni't pagibig na lubhang nagdurusa. Ikaw ay laging maibigin sa masasayang kanta, ¿nguni't ngayo'y anong nangyayari sa iyo?

—Wala; ang naging katugunan niya.

Nguni't hindi siya nasiyahan kaya't lumapit at nakita niya na ang mga mata ni Beatriz ay tigib ng mga luha: sandali niyang inilayo sa piano at dinala sa malapit sa bintana na ang mga kristal nito'y hinahampas ng mga buko ng rosas, bago sinabi sa kanya:

—Sabihin mo sa akin, sinta ko, ¿anong ipinaghihinagpis mo? Hindi ka nararapat maglihim sa akin. ¿Anong nasa sa isip mo nang kumanta ka, na sa bawa't nota'y nalalarawan ang isang buntonghininga?

—¿Magtatawa ka ba kung sabihing ko sa iyo? ang tanong ng dalaga.

—Hindi, hindi kita pagdudusahin at di rin naman ako magtatawa.

—Ang suma sa isip ko'y ang aking gagawin kung ang kapalaran ay magpahiwalay sa atin.

—Hindi mo sukat na isipin. sapagka't walang tanging makapagpapahiwalay sa atin, maliban ang kamatayan lamang. Anopa't batid ko na ang gagawing ko kung sakali't mawala ka.

—¿Ano? ang tanong ni Beatriz na nakatingin sa magandang mukha ni Heberto.

—Hindi ako magpapatiwakal, sapagka't nalalamang kong ang buhay ay mahalaga: nguni't ako'y paroroon sa isang lugar na walang sinomang babaying mangyayaring tumawa sa akin. Nguni't ¿bakit baga tayo naguusap ng ganyang napakalungkot, Beatriz? Magiiba nga tayo ng usapan. ¿Saan ang ibig mong pumaroon tayo pagkatapos ng ating kasal? ¿Sa Francia ba, Italia ó sa España.

—¿Sabihin mo sa akin, Heberto, hindi magbabawas ang iyong pagibig sa akin?

—¿Hindi, ang pakli ng binata, wala kang sukat na ikapagagamagam sa akin.

—Ipalagay nating nadaya kita: ang patuloy ng dalaga.

Karakarakang sinansanla ni Hebertong may kaunting sama ng loob ang mga pangungusap na yaon.

—¡Magtahan ka niyan! ang saad, ayokong marinig ang ganyang pangungusap sa iyong mga labi; huwag mo nang ulitin pang muli sana.

¿Bakit mo ako dadayain? Ikaw ay napakalinis at mabuti upang tumakwil sa kabulaanan.

Ni isang salita'y di nagbigkas si Beatriz na inilingon ang mukha at si Heberto'y nakarinig ng isang bahagyang himutok na namulas sa mga labi ng dalaga.

—Tila mandin pagod ka at bahagyang balisa, Beatriz. Ipahintulot mo sa akin na ako ang iyong maging manggagamot. Humilig ka sa sopang ito na siya mong panggigilasan paglubog ng araw at ako sa iyong piling ay magbabasa ng kaunting makalilibang sa iyo. Mu lang nasa sa mesa tayo ay namamalas kong wari'y may dandam ka.

Dahandahang binatak ang sopa ni Lord Airlie hanggang sa nalagay sa may gawing bintana, ang lahat ng iyon ay pinakikimatyagan ng dalagang nakangiti at masaya ang mukha.

—Ngayon ay mayroon kang bahagyang mainam na makikita, ang saad ni Heberto at may mapapakinggang kang bahagyang kawiliwili. Babasahing ko ang isang bahagi ng sa kay Maria Estuardo de Schiller.

Umupo siya sa piling ni Beatriz at saka nagsimulang nagbasa. Yaong mga pangungusap na binigkas ng boong katinigang boses anaki'y kaparis ng isang *marcha triunfal* anopa't kung minsa'y parang hibik ng isang pusong nagdurusa. Gayun ma'y nakikinig si Beatriz na di pinapansin, gayun din nagmamalas sa mga kaakitan ng banaag anopa't di isinasaloob: ang lahat niyang kaisipan ay naroroon sa kay Hugo Fernely.

—¿Anong gagawin niya? Kung mangyayari niyang libangin sa loob ng ilang panahon hanggang sa masunduan ang pagkakasal, ay maliligtas na; si Hugo'y di makatututol na maging giliw siya ni Lord Airlie; bukod dito'y ang adhika ni Heberto'y pumaibang bayan pagkaraan ng kanilang kasal at dahilan sa mga ganitong bagay, si Hugo'y di na makahahabol. Subali't, ipalagay na kung si Beatriz ay matuluyang ikumpisal kung makasal na kay Heberto marahil ay patatawarin na siya at kung nang mga sandaling yaon ay itinanong kaya sa kanya ang sanhi ng kanyang kalungkutan, ay walang pagsala na lilibakin siya at lalayo sa kanyang piling.

—¡Anong dikit ng pangyayari ¿hindi ba tunay? ang saad na bigla ni Lord Airlie; nguni't dagling nahalata niya sa mukhang gulat ni Beatriz, na ito'y parang walang malay gawin.

—Ipagpatawad mo ang aking paglilibang, Heberto, ako'y nagiisip nang bahagyang natutungkol sa ating pagibig, kaya't hindi ako nakapagsaloob sa iyong bi nabasa. ¿Mamarapatin mo bang basahing muli?

—Sa aking akala ay lalong mabuti ang magusapan, ang tugon ng binata, na pinipilit na ngumiti. Manum balik tayo sa salitaan na kanikanina'y pinaguusapan natin: ¿saan tayo patutungo pagkatapos ng ating kasal?

Kararaan lamang ng tatlong araw na siya'y laging nakangiting nagsasabing makadalawampung beses ng mga pook na ninanais niyang makilala; nguni't ng mga sandaling yaò'y para manding walang kabuluhan sa kanya saan man pumaroon, nagsisikip ang kanyang puso at ang lahat ng nakaliligid sa kanya'y pawang alinlangan.

—

Malaki ang pagnanais ni Beatriz na maiwan siyang nagiisa ng gabing yaon. Sa salon na pinaglilipunan ay may isang mainam na susulatan; anopa't gayun may

hindi siya nangahas na sumulat doon; nanganganiba siyang paroonan ni Heberto, na siyang malimit gawin upang tulungan siya. Sa biblioteca ay hindi rin siya makasusulat, sapagka't di mangyayaring di tanungin sa kanya ng ama niya kung kangino ipadadala. Walang natitira sa kanyang ibang kaparaanan maliban sa mag-antay siyang matirang magisa sa kanyang silid.

Para man din sa kanya, ang lahat ay aayaw na iwan siyang magisa ng oras na yaon. Nagiisa na sana siya at nahahanda nang kunin ang panitik, nang sa papasok si Elena upang magbalita ng kanyang kagalingan; pamayamaya'y dumating si Lilia na taglay ang pagmimithing itanong sa kanya kung ano ang hiwatig niya kay Leoncio Dacre, kung isang mahal na ugali at maganda dito sa lupa na higit sa iba; paglabas na paglabas ni Lilia ay siya namang pagpasok ni Susette na magkakalag sa kay Beatriz ng pusod.

Sa wakas ay natirang nagiisa; at di nagpabaya kamunti man at tumungo sa susulatan niya at madaling lumiham na halos iwinala niya sa kanyang loob si Hugo Fernely

"Pinakaiibig na Hugo:—¿Tunay nga bang ikaw ay bumalik? Akala ko'y namatay ka na sa dagat ng China, kung di man ay nakalimot na doon sa pagpaparaang araw na ginawa natin sa Knusford. Sa madaling sabi ay mahirap tayong magkita. Alam mo na ang ama kong si Lord Earle, ay lubhang mabagsik at nararapat akong sumunod sa kanya. Susulatang kitang kaagad at sasabihing ko sa iyo kung kailan at kung saan tayo mangyayaring magkita. Ang iyong kaibigan,—Beatriz Earle."

Tiniklop ang sulat at sinulatan ang ibabaw ng kaisa ng natuturo sa tinanggap niya; pagkatapos ay naparoon sa hulugang sulat na nasa sa isang haligi ng patyo at inihulog bago nagdudumaling bumalik ng lihim sa kanyang silid.

Ang sulat ay dumating ng kinabukasan sa Brookfield at nang mabatid ni Hugo ang nilalaman ay hindi

nakatiis na di mangagat labi sa galit. ¡Anong liham na walang kagiliwgiliw at damdamin! Kahit isang salita man lamang na bilang pasalubong sa kanyang pagdating ay di nagtataglay; ni damdamin naman nang ipalagay niyang nalibing ako sa mga alon ng dagat; ang pagibig at pagmamatapat ay hindi nababanggit ¿ano kaya ang kahulugan ng sulat na ito?

Sa gitna ng kawalangpagasa ay halos nagdamdam ng pagkagalit doon sa kanyang sininta ng higit. Nguni't hindi; siya'y hindi rin makapanalig na magiging taksil, marahil, ang kanyang pagkawalay na matagal ay siyang naging dahilan ng ikinalamig ng kaunti ng kanyang pagibig; anopa't isinumpa niyang magiging giliw ko at ito'y walang pagsalang kanyang tutuparin.

Samantala, si Beatriz ay nagantay ng sagot ng kanyang liham. Sa bawa't sandali'y nagiisip siya, kung bakit siya nagdudusa ng gayon, gayung ang ibang mga dalaga'y gumagawa rin ng kaisang bagay ó kung minsan ay higit pa, datapwa't hindi binabagabag ng gaanong katakutan. Tunay nga na nakagawa siya ng kasaman ng kanyang pakimatvagan ang mga pangungusap ni Hugo Fernely at sampu pa ng kanyang pagkakasamang maglibot sa mga kagubatan at dalampasigan ng dagat; anopa't yao'y ginawa niya upang makaiwas lamang sa malungkot na kabuhayan. Kung didilidilihin ni Hugo ang mga pangako ng isang batang walang malay na di nakawawatas ng ginagawa, marahil ay di siya magpupumilit at siya ang nararapat na magdanas ng mga pagdurusang sintulad ng dinadanas ni Beatriz. Kung ito'y di naglihim sa kanyang ama ng mga sandaling inuusisa, marahil ay di pagkakaitan ng kapatawaran, at walang sukat na makagagambala sa kanya at kay Heberto. Datapwa't huli nang labis upang magisip, wala nang natitira sa kanya maliban ang gumawa sa kapaaraanang lihim sa ikaiiwas niya sa gayong katayuan.

Ang kapaguran at kawalang tiwasay ni Beatriz ang siyang naging sanhi ng kanyang pagkakahimlay.

# XXXII

NOON pa lamang ang minsang pagdaranas ng takot ni Beatriz ng kinabukasang siya'y nagising. Ang mga liham ay dinala ng ika siyam ng umaga at si Hugo'y tatanggaping walang pagsala ang sulat sa tanghali. Magpahanggang sa mga sandaling yao'y wala pang kapanganiban.

Mula nang kahabaan ng araw na yaon ng tagaraw ay nagdusa siyang masakit; tuwing tutunog ang kampanilya, bawa't yabag na nadidinig niya, ay gumigikla ng di gagaano lamang.

Minamatyagan siya ni Elena anopa't hindi nga mawatas nito ang sanhi ng gayong laking ipinagbago niya. Natalos din ni Lilia na may isang bagay na di karaniwan ang nangyayari sa kapatid niya: subali't di niya matiyak.

Nang tumunog ang kampanilya ng ikalimampung beses, si Beatriz ay di nakaimik, ang mga labi'y na nginginig at ang mga mata'y halos naghihingalo. Si Elena'y di nakatiis, lumapit at hinawakan ang mga nagiinit niyang kamay bago nagwika:

—Anak ko, lalagnating ka kung magpapatuloy ka sa ganyang anyo. ¿Bakit ka nagugulat sa bawa't tunog na iyong madinig?

—Sinoma'y walang makapagaakalang ako'y masin-

dakin, ang pakli ni Beatriz na naglalakas loob, ang aking ina'y sinasabing ako raw ay walang sindak.

Sa wakas ay gumabi na, at siyang naging kapalaran para kay Beatriz, na si Heberto ay hindi sa sa piling niya, sapagka't dumalo sa ibang mga ginoo sa kastilyo dahilan sa isang bangkete ng mga bagong tao na ipinaganyaya sa kanya ni Sr. Newton, sa Granja na hating gabi na halos ng sila'y magsiuwi anopa't si Lord Airlie ay walang anomang nasubukang kabaguhan sa kanyang katipan.

Sa kalahatian ng magdamag si Beatriz ay gising at nagiisip tungkol sa kasagutan ni Hugo kung darating sa unang koreo at kung si Lord Earle ay mangyayaring makahalata kung muling makita ang muling liham na padala sa kanya.

Mabuti namang pagkakataon, nang tanggapin ang dumating na sulat ni Lord Earle, ay lubhang libang sa pakikipanayam kay Leoncio, at dahil doo'y itinagubilin kay Beatriz na siyang mamudmod ng mga sulat Doon naroroon ang kulang palad na sulat na may balot na kulay bubhaw. Nang imudmod ang ibang mga liham ay boong ingat na sinambot yaong sa kanya at isinilid sa bulsa na walang sinomang nakapansin.

Matapos ang almusal at nang makitang si Lord Airlie ay nalilibang kay Lilia, si Beatriz ay nagtungo sa kanyang silid upang basahin ang liham ni Hugo. Walang anomang talatang nagpapakilala ng galit; nguni't kung sakaling may kaunti man lamang siyang pagmamahal sa binatang yaon marahil ay dadayuhing habag mandin ang kanyang puso sa mga nilalaman ng liham na nasabi. Natanggap niya ang sulat at karakaraka niyang sinagot sapagka't paroroon siya sa Londres dahil sa mga kailangang di maiiwasan, na ang kanyang pagtira doon ay magtatagal ng may tatlong linggo at sa pagbalik niya'y nanasain siyang muling makita at hihingin ang ikatutupad ng pangako niya.

Sa wakas ay nakahinga si Beatriz. Gaanong mga

bagay ang mangyayáring magawa sa tatlong linggo. Pinunit ang sulat at nagdanas mandin ng̃ kaluagan sa matinding bigat na kanyang taglay. ¡Kung mangyayari lamang niyang padaliin ang mg̃a pangyayari at pakasal kay Heberto bago bumalik si Hugo!... ay mangyayari siyang tumahimik sa madaling panahon.

Nang dumating si Lord Airlie at anyayahan siyang magpasyal na nakakabayo ó naglalakad ay masigla na siya. Ang init ay nanumbalik na sa kanyang mg̃a pisng̃i at ang kasayahan sa kanyang mg̃a mata. Sa loob ng̃ maghapong yaon ay matuwa siyang labis kay sa karaniwan. Wala na siyang sukat na ikasindak sa tunog ng̃ kampanilya ni sa mg̃a ingay ng̃ yapak.

Nang hapon ding yaon, si Heberto'y inanyayahan siyang muling makapanayam, sapagka't aalis siya sa kinabukasan ay mayroon siyang sasabihin.

—¿Saan mo ibig tumung̃o? ang tanong ng̃ dalagang nag̃mamasid sa kanya na taglay ang kalungkutan at nag-iisip na baka mapariwara ang pagasa niyang makakawala sa gipit niyang katayuan.

—Paroroon ako sa Linton upang ipaayos. Kinakailang̃ang magsimula na ang gawa, sapagka't kahima't matira tayong isang taon sa labas ng̃ Inglaterra, ay hindi mangyayaring matapos bago tayo umuwi doon. Mawawala akong mg̃a sampu ó labinlimang araw at kapag bumalik na ako'y maguukol ako sa aking si Beatriz ng̃ isang tanong, na sa aking palagay ay hindi mahuhulaan kung ano.

Sa mg̃a pang̃ung̃usap ni Heberto'y walang anomang ng̃iting sukat mapagaalinlang̃anan ang namutawi sa mg̃a labi niya. Walang nasa sa isip niya kundi kung si Lord Airlie ay sapiting tatlong linggo ay wala na siyang pagasa.

—Itatanong ko sa iyo gayun din, ang patuloy ni Heberto, kung kailan mo nais na tuparin ang ating kasal. Nararapat ang sa lalong madali, sapagka't matagal nang panahon ang aking pag̃antay; samakatuwid

ay sa panahong pagkawala ko'y isa sa isip mo ang ganito ¿hindi ba?

Oo, iisipin niya ang lahat ng kanyang maibig.—Si Lord Earle ay nangingiti nang mamalas niyang malungkot ang mukha ni Beatriz na sinasapantaha niya na ang dahilan ng gayon ay sa pagalis ni Heberto.

Sumapit ang kinabukasang iaalis ni Heberto, anopa't napakahaba ng pagpapaalaman ng magsingibig, na naisip tuloy ni Elena na hindi matutuloy ang paglalakbay. Gayun ma'y naglakas loob si Heberto kaya't nangyaring nakaalis at nangako pa rin kay Beatriz na susulatan siya arawaraw.

Ang lahat ay ipinalalagay na ang kalungkutan ni Beatriz ay natutungkol sa pagkaalis ng kanyang sinta, nguni't hindi kundi ang gayo'y nababatay sa kanyang pagiisip kay Hugo Fernely ng paraan upang makakawala. Sa umaga, tanghali at gabi ay iyan lamang ang siyang kaisipan niya; at kahima't nakikipanayam siya at nagtatawa sa kaharap, ay hindi makatkat sa kanyang alaala: tuwi na'y pinipilit niya ang magpakitang masaya at matiwasay; nguni't talagang may damdaming hindi mangyayaring ikubli at si Lilia na siyang laging kapiling ng ka'nyang kapatid ay natuluyang naniwala na may bagay na di pangkaraniwan ang gayong nangyayari kay Beatriz.

Anong kanyang gagawin upang makaiwas kay Hugo. Libolibong panukala ang nayayari sa nagiinit niyang diwa, upang wakasan ang bagay na yaon, na halos siyang gumugulo sa kanyang sarili. Sa kabila ng kanyang katalinuhan at buhay na pagkukuro ay walang magawa, at laging natitira sa kaisang tanong na: ¿ano kaya ang dapat gawin upang makaiwas?






# XXXIII

NAKARAAN ang isang linggo ng walang anomang nangyayari sa Kastilyo.

Si Elena't si Reinaldo ay abalang-abala sa paghahanda sa gagawing kasal. Si Leoncio Dacre at si Lilia nama'y nasa sa laot ng mga malikmatang pagasa.

Arawaraw ay natatanggap ang liham ni Heberto, at sinoma'y walang makahahaka na ang mabangis na kapalaran ay bumabala sa tahanang yaon.

Tuwing umaga'y nasasabi ni Beatriz sa kanyang sarili:—¿may mangyayari kaya ngayon? Sa gabi gabi'y sumasaisip niya:—¿may mangyayari kaya bukas? Anopa't nagdadaan ang gabi't araw nang walang anomang nangyayaring sakuna.

Ang panaho'y lumalakad, at siya'y walang iniisip kundi kung ano ang kanyang gagawin kung sa loob ng tatlong linggo'y kapuwa dumating sa Earlescourt si Lord Airlie at si Hugo Fernely.

Tanging isa katao lamang ang siyang hindi mapalagay sa kay Beatriz at ito'y ang kapatid niyang si Lilia, na siyang laging sumusubaybay sa kabiglaanan at kaligayahan ni Beatriz, na di nagtutungkol na ang papagayo'y sanhi sa pagkaalis ni Heberto.

Si Lilia'y may isang lihim nguni't hindi niya mawatas. Sa gitna ng katamisan ng kanyang mga dam-

damin, na tumutugon sa marikit niyang mukha, ay nagtataglay ng̃ isang diwang buhay at nagiisa; anopa't ang lalong kadakilaan niya'y ang isang malalim na pagibig sa mg̃a katuwaan sa buhay. Kapag si Lord Earle ay ibig na maglibang ay tinatawag si Beatriz, sapagka't talos niya na maibigin sa kaligayahan; subali't kung nagnanasa naman ng̃ kaaliwan ó mg̃a payo ay kay Lilia sumasangguni. Ang lahat ay sumisinta sa dalagang ito sapagka't katulad ng̃ isang anghel at hindi isang nilalang sa lupa.

Si Leoncio Dacre'y sinisinta siya ng̃ labis. Manakanakang suma sa isip ng̃ binata na ang dalagang iyon marahil ay sinugo sa mundo para sa kanya, nagtataglay ng̃ mg̃a buhay na damdamin at sariling kaisipan; bukod dito'y ang mg̃a kakulang̃an ng̃ kanyang ugali'y pinupuna ng̃ boong kapakumbabaan at talino.

Si Lilia Earle ay nagsasagawa ng̃ kanyang mithi, matapat at malinis na tulad ng̃ isang anghel at siya nama'y marang̃al. Anong dikit kung suma sa malas ang bahagyang pamumulang nalalarawan sa kanyang mg̃a pisng̃i kapag naririnig ang mg̃a yabag ni Leoncio ó ang aling̃awng̃aw ng̃ tinig nito, at kapag nasa sa kanyang piling at nakayukong nagbabasa ng̃ mg̃a lihim ng̃ pusu niya, siya'y sa kaibigang pakinabang̃an ang lalong pinakamaliit na pagdadahilan ay iniiwan siyang magisa, at kung ninanasa ng̃ binatang sumunod sa kanyang mg̃a pagpapasyal, nang̃ing̃inig ang kanyang mg̃a labing sumasamong huwag siyang sundan.

Sa kanyang sarili'y hindi mahaka ang nangyayari. ¿Bakit nagtataglay ang mundo ng̃ gayong kaalindugan sa kanyang mg̃a mata? ¿Bakit nasusumpung̃an niya sa ng̃ayong higit ang hiwagang taglay ng̃ bughaw na lang̃it? Dinadanas niya sa kanyang puso ang isang kasayahan na magpahanggang sa sandaling yao'y kanyang pinagtatakhan. Ninanasa niya, anopa't kinatatakutan niya gayun din ang pakikipanayam sa kanya ni Leoncio. Kapag ito'y nasa sa kanyang harap ang pusu

niya'y tumitibok ng boong lakas at nagdaranas ng pamumula ng mukha, subali't, doon nga lamang siya nagtatamo ng higit na kaligayahan.

Minamatyagang lahat ni Leoncio ang gayon, at nanggigilalas sa kanyang kapalaran dahilan sa pagka kamit niya ng pagibig niyong magandang dalaga. ¿Anong nagawa niya upang magtamasa ng gayong katuwaan? Dahil sa kanya lamang nagsimulang magdanas ang binata ng paggalang at kagiliwan sa ibang mga babaye, at kung dumating na siya'y madaya, kailan ma'y di niya kikilanlin na dito sa ibabaw ng lupa'y may isang babaying marapat at may puri. ¡Anopa't ang gayo'y mahirap na mangyari!

¿Paano niya masasabi na kanyang sinisinta? Ang katanungang ito na itinatanong niya sa sarili ay hindi nakababalam sa kanya, sapagka't natutungkol sa isang gawang kamukha ng sa pagkukulong sa isang halamanang maluang ng isang magugulatin at matatakuting kalapati. Sa gitna ng kawalangmalay ni Lilia, ay hindi niya maalaman ang gagawin. Kinakailangan ngang ipahayag na niya ang kanyang pagibig, sapagka't natatalos niyang hindi siya mabubuhay kung wala ang dalagang yaon.

Batid ni Leoncio na kung nanasain niya na ang kanyang kasal ay isagawang mauna ng sa kay Beatriz, si Lord Earle ay iibiging pa ang pagsabayin na, at ang gayon ay hindi nga niya ibig, at ang kanyang adhika'y tanging si Lilia ang maging may-ari ng kasayahan ng kanyang pagiisang dibdib. ¡Gaano kalaki ang naging kagantihan ng gayong pagmamalaki.

Tinika niyang huwag ipagsabi kay Lord Earle ang kanyang nasa kung di makaraan na ang kasal ni Beatriz, na di malalaunan at idaraos upang mawakasan na ang mithi ng magsingibig. Kung makaraan na ngang maglakbay ang dalawa sa ibang bayan upang doon ganapin ang unang pagsasama, ay saka naman silang dalawa ni Lilia.

Sa tuwing pagsasaloob ni Lilia sa kanyang pinsan ay nawatas niya na umiibig sa kanya. Tinitingnan niyang higit kay sa ibang mg̃a lalaki, ¡anong buting pagkalalaki, anong dang̃al anong pagkamatapatin! ¡Gaano kaligayang minamasdan niya ang mapanghalinang mukha! Kahima't isang dali'y di naisip ng̃ dalaga na siya'y higit kay sa binatang iyon, sa kabila ng̃ gayon ang kanyang kahinhinan ay siyang tumatakot sa kanyang di maging marapat sa pagibig ni Leoncio.

Isang araw ay nabuka sa bibig ni Lord Earle na ang kasal ni Beatriz ay sa buwan ng̃ Nobyembre, kaya't si Leoncio nama'y minagaling na ang sa kanya ay sa darating na primabera sakaling kung ang gayo'y ipahihintulot ni Lilia na magpahanggang sa mg̃a sandaling yaon ay di niya pinagtatapatan ng̃ kanyang pagsinta.

Isang araw, ng̃ mg̃a unang araw ng̃ Septiyembre'y nagiisa si Lilia sa dalampasigan ng̃ dagatdagatan. Nakita siya doon ni Leoncio kaya't nilapitang nagigiklahanan sanhi sa balasik na anyong napipinta sa kanyang pagmumukha.

—Ano ang iniisip ninyo at ganyan na ang inyong lungkot, iniibig kong pinsan?

—Iniisip ko si Beatriz; ang tugon ng̃ dalaga. Hindi ko matiyak ang dahilan ng̃ kaligaligang namamalas ko sa kanyang mukha.

—Kung gayon ako ang nakaaalam at sasaysaying ko. Sapagka't di na maglalao't mawawalay na sa buhay na masaya at magulo na siyang ikinatutuwa niya, at talagang di maiaalis na ang gayon ay isipin.

—Isa pa, sapagka't malabis ang pagsinta kay Heberto, upang kilanlin niyang siya'y kulangpalad; kaya ng̃a't ano ang inyong sasabihin.

—Marahil ay hindi ko naipagsaysay ng̃ maliwanag Ang kawalangimik at pagtitimpi ay hindi laging nagdudulot ng̃ kalungkutan. ¡Ah Lilia! ang pasubali, kung

magkakaroong kayo ng̃ biyayang mabasa ang mg̃a hiwaga ng̃ puso, makailang bugsong inyong nabasa sana ang nasa sa akin na sumisinta sa inyo ng̃ walang pagmamaliw! Huwag kayong mabibigla, huwag kayong tatakas, sa ganang aki'y kayo ang babaying higit ang kariktan at linis sa mg̃a nilalang; sinisinta ko kayo ng̃ labis na walang liwanag akong namamalas kundi ang sa inyong mg̃a mata at wala akong naririnig na musika kundi ang inyong mg̃a pang̃ung̃usap. Batid ko na ako'y di marapat sa inyong pagibig; ng̃uni't samantalang ang gayo'y siyang namamalagi sa aking paniwala ay lalong higit ko kayong sinisinta.

Minamasdan siya ni Lilia ng̃ mg̃a matang gulat at kahima't nais na mang̃usap, ay napipigilan sanhi sa ang mg̃a pang̃ung̃usap ay di ibig mamutawi sa kanyang mg̃a labi. Hinawakan ng̃a ang mg̃a puti niyang kamay ni Leoncio at saka nagwika:

Lubus kong natatalos na magigiklahanan ka sa akin subali't ipagparaya mo na sana, hindi ako makatiis na paraanin pa ang mahabang panahon upang ihandog sa iyong paanan ang kamay ko't aking puso. Hindi ko hinahang̃ad sa madali ang iyong katugunan; subukin muna ang aking paggiliw; nahahanda akong sa iyo'y sumunod at antaying ko ang panahong iyong maibig.

—Sa akala ko'y mula ng̃ayon ay iniibig na kita, ang saad ng̃ dalaga ng̃ boong alindog.

—Kung gayon, pahintulutan mo ako na gawin sa iyo ang lalong marapat dahil lamang sa pagibig sa iyo. Humahandog akong tulung̃an ka sa lahat ng̃ aking makakaya, na sisikaping kong maging marapat sa iyo. ¿Ipahihintulot mo ba sa akin, sinta ko?

Sa isang kamay ng̃ dalaga'y napansin ni Leoncio ang isang singsing na ginto na may tampok na magandang perlas, na sinikap niyang kinuha sa daliring kinasosootan.

—Itatago ko ang pinakasaksing ito, Lilia, at kapag nakasal na si Beatriz, ay lalapit ako sa kay Lord

Earle upang hingin ang iyong kamay. Hindi ko gagawin ngayon sapagka't hindi nababagay; alam mo na ang dalawang kasal na sabay ay lubhang labis; samantala'y sikapin mong ako'y sintahin, at kapag ang primabera'y sumapit na, na magsasabog ng masaganang mga bulaklak, ako'y umaasang gagawin mo akong maligaya sa tanang mga lalaki. Bago tayo maghiwalay ay ibig kong sabihin mo na nasisiyahan ka sa akin.

—Sasabihin ko sa iyong higit pa na taglay nga ang mga ngiti sa aking mga labi, ang tugon niya. Halos napagaralang ko ang leksiyong kabibigay mo sa akin.

Si Leoncio'y tumungo at hinagkan ang kamay ng dalaga, na minamasdan niya ng boong paggiliw ang marikit na mukha na hindi niya pinangahasang salangin ng kanyang mga labi.

—Hindi ko mangyaring ipatalastas sa iyo ang aking pasasalamat, ang saad ng binatang tigib ng paggiliw. !Manu na ngang ang primabera'y sumapit nang madali!





# XXXIV

ANG pagdating ni Heberto'y natagalan kay sa kanyang akala, dahilan sa karamihang ipinagawa sa kastilyo nḡ Linton. Hanggang nakaraan ang tatlong linggo'y hindi siya nakabalik sa piling ni Beatriz at hindi gayon lamang ang panggigilalas niya nḡ mamalas ang pagbabago sa loob nḡ maikling panahong yaon nḡ kanyang sinta: nang masumpungan niyang lubhang lungkot ay nagdanas siya nḡ kasiyahan sapagka't itinutungkol niya sa kanyang pagkawalay ang pamumutla nḡ mukha at pagdidilim nḡ mḡa mata ni Beatriz.

Nang gabi ring yaon ay nakipagkita si Heberto sa kay Lord Earle at isinamo ang kapahintulutan nito upang ang kasal ay maidaos sa lalong madaling panahon. Ipinatalastas niya na siya'y nagdanas nḡ malaking dusa mulang mahiwalay siya sa kay Beatriz, at sampu nḡ malaking damdaming tiniis nito, kaya't isinamu niyang maidaos ang kasal sa katapusan nḡ Oktubre.

—Nasa sa kapasyahan nḡ aking anak ang pagpili nḡ araw ang tugon ni Lord Earle; na anoman ang kanyang marapatin ay nahahanda akong ipahintulot.

Karakarakang tumunḡo si Heberto sa salong kina

doroonan ni Beatriz upang ibalita ang pasiya ni Lord Earle.

Kung noong isang buwang nakaraan ang ganyang panukala'y nakaligaya sana kay Beatriz, subali't ng mga sandaling yaon ng madinig nito sa mga labi ng kanyang katipan ang gayon, gaano man ang pagsisikap ay hindi mangyaring magbigay lugod sa sarili.

Ang matalinong si Heberto'y ginamit ang kanyang paraan sa pagtaya ng panahong lalong nararapat, nahikayat niya si Beatriz na sa ika labingapat ng Oktubre ang siyang piling araw para sa kanilang pagiisang palad.

—Huwag na sanang magbago pa ang pangungusap na iyan, ang saad na matuwa ng binata, aking ibabalita kay Lord Earle ang ating pinagkayarian. Anopa't ibig ko lamang na sabihin mo sa akin na, "Heberto, ipinangangaku ko sa iyo na sa ika labingapat ng Oktubre'y turing mo na akong giliw."

Nagbigay loob nga ang dalaga sa kanyang nasa na inulit ang kaisang mga pangungusap.

—Para sa araw na iyon, ang patuloy niya, ay magsisimula na ang tiglamig, ang mga bulaklak ay mangaluluoy, ang mga dilaw na dahon ay mangalalagas sa mga punong kahoy, ang mga ibon ay magsisitakas upang humanap ng mabuting pook; nguni gayun ma'y ang lahat ng iyon ay masisiguro ko sa iyo aking giliw, na wala nang araw pang hihigit sa kaligayahan para sa akin tulad sa ika labingapat ng Oktubre.

Nang si Heberto'y lumabas ay sinundang tingin siya ng kanyang giliw na kasintahan, at ng maparam na ang mga yabag ng kanyang yapak, ay napasigaw si Beatriz. Dumungaw kaagad sa isa sa mga bintana at namalagi doong nagmamalas sa malalagong punong kahoy ng halamanan. ¿Tunay nga kayang kapag ang mga lungtiang dahong yaon ay dumilaw, siya'y magiging giliw ni Lord Airlie?

Nang gabing yaon si Beatriz ay higit ang kaliga-

yahan kay sa dati sa piling ng kanyang katipan, at sapagka't pinaghaharian ng taglay na katapangan bagaman siya'y nagdurusa. kaya't tumawa, kumanta at nagsalita, na marahil ay kailan ma'y di nangyari ang gayon kundi noon lamang.

Naalaala nga ni Heberto ang gabing yaong napakasaya sa lahat sa boong buhay niya. Kahit bahid mang dusa'y di nalarawan sa mapanghalinang mukha ng ni lalangit niyang si Beatriz.

Si Lord Earle ay nangingiti ng mamatyagan ni Elena ang katuwaan ng kanyang anak, walang sukat ikatakot sa kanyang kagalingan, sapagka't ang tunay na manggagamot ay dumating na.

Nang kinabukasa'y dumating ang pinakaaantay na liham. Hindi nga nagtatataglay ng mga salitang puno ng pagmamahal na gaya ng unang sinulat ni Hugo; tanging ang nasasabi'y dumating na ang araw na nararapat niyang isagawa ang kinakailangan, gayun din nais niyang marinig sa tunay niyang mga labi. kung kailan nasang tuparin ang ipinangaku niya, sa biglang sabi'y maging kanyang giliw.

Hindi na siya makapagaantay ng mahaba pang panahon. Kung may mga sagwil na sukat makahadlang ay nais na niyang bakahin, at kung wala nama'y siyang lalong mubuti. Sa gabi ring yaon ay paroroon siya sa Earlescourt upang mamalas siya. Hindi nga niya ibig na gawing bigla bigla, kundi hangad muna niyang pakipagusapan siya bago ipagsabi kay Lord Earle.

"Nakikilala kong labis ang mga nasa sa paligidligid ng Kastilyo, ang sabi sa sulat, magtatatlo nang linggong naglilibot ako sa nasabing paligidligid ng makailang gabi. May isang maluang na landas na tumutungo mula sa halamanan hanggang sa parke; doon ako lalagay sa ika siyam ng gabi, oras na iyong ihahanap sa akin na di mo ikatatakot na makita ka ninoman, sapagka't dahilan sa kadiliman. Huwag mong kalilimutan Beatriz, sa iaa siyam na husto. Kung hindi ka

dadalo sa hudyatan ay paririyan akong hahanaping kita sa Kastilyo, sapagka't nahahanda ako sa anomang kasapitan''.

Ang liham ay nabitiwan, samantalang tumutulo ang malalaking patak ng pawis sa kanyang noo at ang pusu niya'y sinasakbibi ng maialaking pagngangalit at kasiudakan. ¡Ah napakasawing palad niya ng mahulog sa mga kamay ng lalaking yaon!

¿Paano mangyayaring makaparoon siya sa pook na inihuhudyat ni Hugo? ¿anong sasabihin niya? ¿paano mawawakasan ang paguusapan nila? ¡Oh hindi; hindi niya nararapat sundin! Padadalhan niya ng isang sulat na sasabihin niyang siya'y maysakit, at isasamu niyang magantay. Bagamang ang sulat niya, ay kanyang batid na masusunduan ang pakiusap kung gagawing malumanay at may kahalong giliw. Muling ang panibagong pagasa ay sumibol sa kanyang dibdib, mangyayaring magkaroon ng ilang mga pangyayari sa loob ng mga ilang panahong iyon; kung di siya makakakakawala, ang lahat niyang mga lakas ay mawalang bisa, siya'y sapilitang mamamatay muna at sampu ng pagibig niya bago siya makuha ng lalaking yaon.

Isang bagay ang kanyang naisip at ito'y ang sulatan si Hugo, nguni't ¿sino ang magdadala? Kung maguutos siya sa isang alila, ay mangyayaring isang mapanganib na kalaban na makapipinsala sa kanya pagkatapos, bukod doo'y ang kanyang pagmamalaki ang siyang nakapipigil na ikababa ng kanyang uri. Walang sukat na mapagkakatiwalaan siya malibau sa kay Lilia. Tunay ngang siya'y nagdurusa't nahihiyang ipagtapat sa kapatid niya. at naaalaala niya yaong minsang pangyayari na nagdulot ng kagiklahanan nang gawin niyang magtapat sa Knusford; nguni't walang ibang lunas kungdi ang sa kanya'y pakandili upang madala ang sulat niya at sabihin kay Hugo na siya'y maysakit.

Malayu pa ang oras ng paghapon, si Elena'y hi.

naaap si Beatriz upang ipagsabi na panahon nang dapat hingin sa Londres ang mga kasangkapan at ibp., at ibig niyang igawa ng tala.

Umupo na ngang matahimik at nagsimula nang isulat ang mga sinasabi ng kanyang nunong babaye, ano pa't ang kaisipan niya'y naroroon sa pagtatapat niya sa kanyang kapatid ng kakulangang kinamtan niya at ang kapanganibang bumabala. Samantalang si Elena'y nagsasalita ng natutungkol sa engkahes, bordados mga sutla at mga hiyas, si Beatriz ay binabalangkas na maigi sa kanyang isip naman ang pagtatapat niyang gagawin sa kay Lilia.

—Hustu na, ang saad ni Elenang nakangiti; sa palagay ko'y napakalabis ko na; anopa't sa akala ko'y naaksaya ko ang aking panahon. ¿Narinig mo ba Beatriz ang sinabi ko sa iyo?

Si Beatriz ay namula at natilihan, kaya't si Elena'y muling nakangiting nagsulit:

—Pumaroong ka na at nang huwag kang lubhang magdanas ng init, matagal ding ako'y nagkaganyan tulad mo at dinanas ko ang hindi makapagisip, na para ng ngayo'y nangyayari sa iyo.

Ang dalaga'y nagdumaling lumabas upang hanapin ang kanyang kapatid, na nasumpungan sa biblioteca na nagmamalas na kapiling ni Leoncio Dacre ng mga grabados. Ito'y natira sa pagmamasid kay Beatriz na bahagyang natilihan nang mabatid na ang pagdating ng kanyang pinsan ay upang ipagsama si Lilia.

Huwag kang sumama Lilia, ang salitang pabiro ni Leoncio. atin munang tapusing tingnan ang mga grabados; alam ko na, na ang kailangan ng iyong kapatid ay upang magsangguni sa iyo ng natutungkol sa kasootan ó iba pang bagay na napaparis.

Ang mukha ni Beatriz gayun ma'y mabalasik kahima't piuagsisikapan niyang ngumiti.

—Hindi ko mawatas ang ugali nitong aking pinsan,

ang wika ni Leoncio sa sarili ng makalabas na ang magkapatid: nguni't kungdi ako namamali, si Lilla'y may kaunting kinahihimalingan ng loob.

—Lilia ang saad ni Beatriz, kinakailangang kitang lubha, at aking dinaramdam ang pagkagambala ko sa malugud mong pakikiulayaw sa ating pinsang lalaki; nguni't kinakailangang kong madali ang iyong tulong. ¡Ah! iniibig kong kapatid, mayroon akong isang napakalaking dusa, at sinoma'y walang makatutulong sa akin malibang ikaw lamang.

Nagsipasok pagkatapos sa silid ni Beatriz, at ito ay nagbiglang inilagay ang isang upuan sa malapit sa bintana upang maupan ni Lilia, at siya nama'y sa tabi.

—Ipagpaumanhin mo ang dahilan ng ganitong katayuang ko, wala akong mga pangungusap na masumpungan upang sa iyo'y ipagsalaysay.

Ang mga bughaw na mata ni Lilia, ay nangdilat sa pagkasindak.

—Mula ngayo'y aking isinasamo sa iyong huwag mo sana akong pagkaitan ng iyong kandili, ako'y di mabuti at mapagtiis na gaya mo. Lilia. ¿Naaalaala mo ba noong umagang masumpungang kita sa mga kabatuhan ng Kausford at sa iyo'y ipagsabi na gayun na lamang ang kayamutang ko sa kabuhayan doon? Kung gayon, ng umaga ding yaon... hindi, hindi ko masabi sa iyo, iniibig kong kapatid.

Si Lilia'y kumiling upang hagkan ang namumutlang noo ni Beatriz at ibulong na higit ang sa kanya'y pagmamahal at kung gaano ang kanyang pagnanais na matulungan siya.

—Ng umagang yaon, ang patuloy ni Beatriz, ay nasumpungang ko ang isang di kilala na siyang natirang nagmamasid sa akin. Matapos ay muli ko na namang natagpuan at mula na nga noo'y sumunod sa

akin at sa mahinang paglakad ay nagukol ng salita; sa gayo'y untiunting nagkaroon ng tiwala at sa wakas ay nagulat sa akin ng libong mga katakatakang paglalayag sa mga lupang malalayo at nakawiwili, ayon sa ulat niya'y nalimutang 'ko ang na siya'y isang di kilala kaya't pinakimatyagang ko ang kanyang malikmatang salaysay. Nguni't huwag mo akong ipagdalanghiya, sapagka't kundi mo ako kakandilihin ay pilit mapapahamak.

Ang masintahing mga bisig ni Lilia'y niyakap siya ng boong paggiliw.

—Hindi kita ikinahihiya, Beatriz; sinisinta kita tuwi na, kundi man higit ay sapagka't namamalas kitang nagpipighati.

—Ang aming pagtatagpo ay napakadalas, ang patuloy ni Beatriz at pinupuri niya ang aking kariktan, ako nama'y natutuwa sa kanyang mga pangungusap; pagkatapos ay nagsalita sa akin ng pagibig at pinakinggang ko naman na di nagdalang kagalitan; nguni't isinusumpa ko sa iyo kapatid ko, ang dugtong na sabing umiiyak, na ang lahat ng mga ginawa ko ay hindi isinasaisip; ngayo'y aking naunawa na ang kanyang mga hibo ang siyang yumakag ng pagiimbot. Nang isalaysay sa akin ang kanyang pangingibang bayan, ang kaisipang ko ay lumipad sa mga di kilalang bayan sa kanyang iniuulat sa akin ng boong sigla. Pawang mananagot sa kapahamakang ko na ngayo'y nagpapatangis sa akin yaong mga naglagay sa akin sa pook na iyon. Kung aking nagisnan mulang pagkabata ang kalagayan tulad ng sa ngayon, na sa arawaraw ay mayiba't ibang kaulayaw, disi'y napagarala g ko ang pagkilala sa mga lalaki at sa gayon ay di sana ako malulugmok sa ganitong pagdurusa.

—Lilia, marahil ay wiwikain mong ako'y nasisi, raang isip; nguni't palibhasa'y kapahamakan yata't aking naipahintulot na ang lalaking yao'y higpitin ang

mga kamay ko, tulad ng iyong paghigpit ngayon at, ipaubayang hagkan ang aking noo at ang isa pang lalong sama'y walang pagsalang hihingin niyang pilit ang sumpang ako'y kanyang maging giliw.

Si Beatriz ay itinaas sa di kawasa ang kanyang paningin at nakita niya ang mukha ng kanyang kapatid na maputing animo'y mistulang ulap.

—¿Napakasama ng kalagayang ko kay sa mga inaakala mo?

—¡Oh, tunay nga! ang tugon ni Lilia; ¡napakasama, makalilibong napakasama!



# XXXV

ANG dalawang magkapatid ay natahimik isangdali; pagkatapos si Lilia'y yumuko at nagwika ng̃ tinig na magiliw:

—Ipahayag mo sa akin lahat iniibig kong Beatriz at marahil ay matutulung̃ang kita kahi't bahagya man.

—Isinumpa kong kanyang magiging giliw ako; ang patuloy ni Beatriz; ng̃uni't mawiwika ko sa iyo kapatid ko na hindi ko natatalastas ang lakas ng̃ ga: yong pangyayari. Ipinang̃aku niyang babalik sa dalawang taon upang tuparin ang pang̃ako at dadalhin ako sa mg̃a lupaing kagilagilalas, na sinabi niya sa akin. Namalas ko sa kanya ang isang kaparaanang makatakas sa pagiisa na siyang bumabagabag sa akin; ng̃uni't kailan man, ang maturing niyang kasintahan.

—¿Samakatuwid, ay hindi mo siya iniibig na kaparis ng̃ pagkaibig mo kay Heberto?

—Huwag gawin sa akin ang ganyang pagtatanong Iniibig ko si Heberto ng̃ dakila at walang kapantay; subali't ang lalaking yao'y walang ibang kabuluhan sa akin maliban sa isang laruan lamang ng̃ mg̃a bata, na nakalilibang sa kalungkutan. Nang mawalay sa akin, ay ipinagkaloob ang isang singsing at sinabi na sa loob ng̃ dalawang taon ay manunumbalik siyang muli upang makipagkita.

Nang siya'y yumao na, sa kabila ng ako'y malungkot ay bagkus pa ngang natuwa sapagka't ang kanyang pakikiulayaw sa akin ay nagdudulot ng kayamutan at di isang lugod. Sa hull'y nawatas ko ng boong katiwasayan na masama ang gayong nagawa ko, kaya't sinikap kong katkatin sa alaala si Hugo Fernely, at walang nanatili sa aking isip kungdi ang pagasang di na muling makababalik.

—Sukat mong maunawa dito sa aking pagsasalaysay, na ako'y hindi kabutihang gaya mo: ang katunaya'y samantalang inip ako sa "alquería" ng Alamos, ikaw nama'y nasisiyahan. Nang ang ating ama'y tanungin sa atin ng boong pagmamahal, na kung sino sa atin ang may ingat na kalihiman ay ipagtapat lamang at kaniya tayong patatawarin, ay nararapat sana akong magsabi ng lahat; nguni't hindi gayon ang ginawa ko at dahil sa ganyang sala'y ako lamang ang siyang tanging mananagot. Ibig-ibig ko na ngang sabihin; nguni't nang mamalas ko ang mga larawan niyong mga mahal na damang nangaroroon ay anaki mandi'y parang madidinig ang aking sasabihin, kaya't di ako nagkaroong lakas na ipagsabi at winalang kabuluhang ko ang sandaling ako'y patawarin.

—Ang natitirang istorya ko'y halos di ko mangyaring saysayin sa iyo, ang kaisang mga pangungusap ng mamutawi sa aking mga labi'y nangingilabot ako sa katakutan. Ang lalaking iyon na ang kanyang pagbalik ay pinagaalinlanganang ko ay naririto ngayong karakaraka, nang nagsisimula na akong magtamasa ng kalugodlugod na bunga ng katuwaan at hinihingi sa akin ang ikatutupad ng aking sumpa.

Hindi halos masunduan ni Beaariz ang pagsasaysay, ang mga paghihimutok ang siyang lumulunod sa kanyang mga pangungusap.

Ang kasindakan ang siyang nalalarawan sa putlang mukha ni Lilia.

Kapuwa sila nahintong ilang sandali. Pagkatapos

ay ipinatuloy ni Beatriz na muli.

—Makaitlong bugsong sumulat sa akin mulang siya'y dumating: at ang tan̄ging ginawa ko'y ang libangin siya. Sa huli niyang liham na tinanggap ko kaninang umaga, ay nagsasabi sa akin na handa na siyang makipagkita sa akin n̄gayong gabi, at kung hindi ako mananaog sa halamanan sa ikasiyam ng̃ gabi'y papanhik siya sa Kastilyo. ¡Oh, Lilia! iligtas mo ako, iligtas mo ako, para mo nang awa.

Ang luha'y gayun na lamang ang pagagos sa mga pisngi ng dalaga.

—Kailan ma'y di ako nagpatiluhod sa kanino man, ang patuloy, nguni't ngayon sa iyo'y nagpapatiluhod ako, pinakaiibig kong kapatid, upang isamo na lumagay ka lamang sa lugar ko sa hudyat na ito, at ibigay mo lamang sa kanya ang isang sulat ko at sabihing ako'y may karamdaman, na siya ngang tutoo, Lilia, nagdadanas ako ng lagnat at ang aking puso'y nanglalamig sa takot; ¿ipahihintulot mo ba ang aking samo Lilia?

—¡Manu nanga na ang pagtulong ko sa iyo'y makapagligtas sa iyo, buong lugod na humahandog ako sa iyong pithaya!

—¡Oh Lilia! ¿naaalaala mo ba ang mga pangungusap ng ating ama, na kung kanyang mabatid na ang sinoman sa ating dalawa'y dinaya siya ó pinaglihiman ng natutungkol sa pagibig ay palalayasin tayo sa kanyang piling at kailan ma'y di na muli pang sisilayin? Isipin mo nga, iniibig kong Lilia, ang hapdi sa loob kong mawalay dito sa Earlescourt na kinababatbatang ko ng kakisigan at alindog, upang manirahan doon sa malungkot na Alamos, at ito'y hindi pa gaano gaya nang kung ako'y malayo sa piling ni Heberto na sinisinta ko ng̃ labis. At dahil sa taglay na ugali ng ating ama, ¿mangyayari kaya akong patawarin?

—Hindi nga ang malungkot na pakli ni Lilia.

—Kung gayon, sa ngalan ng ating inang iniibig,

ay isinasamu ko sa iyo na isagawa ang aking kahilingan.

—Kung gagawing ko, ang saad ni Lilia, ay walang ibang maibibigay kundi ang isang maikling palugit sa mga kaululan ng taong iyan at pagkaraan ay muli ka namang babagabagin.

—Nguni't sa mga ilang araw na iyan, ay mangyayaring makasumpong ako ng kaparaanan upang maka iwas sa kanya. ¿Sino ang makababatid sa mangyayari? Sa akala ko'y ang kapalaran ay di gaanong magmamasungit sa akin; subali't kung hindi ako makagagawa ng ibang bagay, ay maglalagalag ako sa malayo, doon sa di mangyayaring makita ako ng ama ko at aking sinta. Nguni't hindi, hindi ako nagaakala na ipauubaya mo ako sa aking kasaliwaang palad. ¿Hindi ba tunay na tutulungan mo ako?

Oo; ang saad ni Lilia, natatalastas ko na masama ang gagawing ko sapagka't laban sa mga diwa ng katapatan at katuwiran. Nguni't gayun ma'y aalintanahing ko dahil lamang sa masidhi mong pakiusap. Kakausaping ko ang lalaking iyon at ibibigay ko ang iyong sulat; pahintulutan mo lamang akong sabihin sa iyo na sa aking palagay ay di ka makawawala sa papaganyang paraan: sa aking panukala'y lalong marapat ang ipagtapat mo na sa ating ama at kay Heberto at umasa kang patatawaring ka nila; iyong maglayas ay hindi mabuti, ang pagtatapat ang siyang mabuting gawa at siya mong ikatitiwasay.

—Hindi mangyayari, hindi ko magagawang makipaglaban sa galit ni Heberto, kung sapitin mong suminta ng boong puso'y iyo ring mababatid na walang pagsala ang gaya ng sa akin. Nais ko pa ang mamatay kay sa magdanas ng walang katimbang na damdamin.

Nang mawika ito ni Beatriz ay napadausdos sa mga kalong ng kapatid niya't nalugmok sa sahig na nagbubulong sa himutok na anya'y:

—¡Sinta ko, sinta ko, di ko ibig na mawala ka!

Pagkaraan ng sigabo ng sama ng loob ng dalaga'y nahimasmasan kaya't nagsulit:

—Wala kang kaalaman Lilia, ng aking dinaramdam-tanging ang mga nagkubli ng lihim ang siyang makawawatas ng dusang aking tinitiis. Mga ilang araw na lamang marahil ng aking pagdurusa't ako'y magiging malaya na sa kamay ni Hugo Fernely.

Inaaliw siya ng kanyang kapatid, nguni't walang napagsapit.

—Sa oras na ika siyam ay paririto at ngayo'y ika anim na, kaya't kinakailangang sumulat ka na. Akong bahalang gagawa ng paraang makapanaog ka; masusumpungan mo ang landas na maghahatid sa iyo sa parke, ibigay mo ang sulat at sabihin mong maysakit ako. ¿Natatakot ka ba, Lilia?

—Kung sa bagay; ang tugon ng dalaga ng boong tiwala, nguni't walang kailangan: ngayo'y walang dapat na isipin kundi ang natutungkol sa iyo.

—Huwag kang matakot, ang wika ni Beatriz. ¡Kaa waawang Hugo; kung di dahilang kita'y itinatakwil, ay kahahabagan sana kita. Sa mga sandaling ito'y di kita mabigyan ng passsalamat, iniibig kong kapatid; datapwa't gagawing ko kailan pa ma't ako'y tiwasay na.

Noon di'y sumulat nanga ng mga ilang talata, na sinasabi kay Hugong maysakit siya at hindi mangyayaring makipagkita, kaya't nararapat magantay.

Iniabot nga ang sulat sa kanyang kapatid, nangininginig dahilan sa pagdaramdam at sinabi niyang: Wala akong isinasamu sa iyo kundi ingatan ang lihim.

—Wala kang sukat na aalalahanin: ang tugong malumanay ni Lilia.

—

Si Enrique at si Laurence'y nagsisihapon ng gabing yaon sa kastilyo, at noo'y magiika siyam na ng gabi nang magsitindig sila sa mesa upang tumungo ng sa-

las. Ang gabi'y may kalamigan ng kaunti; sa daluyang aso ay tumitilamsik ang apoy at ang mga ilawan ay pawang may mga ningas. Si Enrique ay nagsimulang maglaro ng ahedres kay Elena; si Lord Earle'y inanyayahan si Laurence na maglaro ng baraha kaya't ang dalawa'y kapwa nagkaroong layang makapaglibang.

—Sa tagal na dalawang taon, ang saad ni Leoncio kay Lilia, ay saka na tayo maglalaro ng baraha upang maglibang; sa ngayon ang buwan at musika ang nagsasagawa ng ating malaking katuwaan. ¿Mangyayari bang kumata ka ngayon?

Uupo na nasa si Lilia sa piano ng sumaksak sa loob niya na ang kinasisindakang oras ay malapit na.

—Marapatin mo lamang ipagpaumanhin sa akin isang dali ang ganito, ang wikang may halong pakiusap, mamaya nang kaunti na kakanta ako ng iyong maibig.

Si Leoncio'y natirang nagmamasid sa kanya, at yaon lamang ang unang bugso ng di niya pagpapahintulot:

—¿Ibig mo bang ating ipatuloy na tingnan ang mga grabados na ating ipinaubaya kanginang umaga? ang tanong ni Leoncio.

Nababatid ng dalaga palibhasa na kung lalagay siya sa piling ni Leoncio ay mahirap na siya'y makahiwalay, kaya't tumutol sa pangalawang samo.

—¿Anong' nangyayari sa iyo? ang tanong ni Leoncio. ¿Anong hiwaga mayroon tayo? ¿nagagambala baga kita ó maysanggunian na naman kayo ni Beatriz hinggil sa kasootang pangkasal?

—Mayroon akong maliit na gawa sa mga ilang sandali ang pakli ni Lilia. Samantalang dinadala mo dito ang aklat ng mga grabados ay dumarating na naman marahil ako ditong pabalik.

Si Beatriz na nakikinig sa usapan ng dalawa ay nabatid na ang kanyang pakikihalubilo'y kinakailangan kaya't lumapit kay Leoncio at isinamo ditong kumanta

bilang na tenor sa isang terceto ni Mendelssohn.

—Ang aking tinig, iniibig kong pinsan, ang nakangiting saad, ay nasa sa inyong kapangyarihan.

Ang dalawa'y kapuwa nagtungo sa piano, at si Lilia na kinuha ang mainam niyang orasang ginto'y namalas niyang tatatlong minuto na lamang ang kulang para sa ika siyam ng̃ gabi. Karakarakang tumindig at lumabas na nagiing̃at na walang makita sa kanya, anopa't di siya hinihiwalayang titig ni Leoncio.

Nagdudumaling nasok si Lilia sa kanyang silid, kinuha ang kanyang balabal na itim na siya niyang itinakip sa boo niyang katawan upang matago ang kariktan ng̃ kanyang soot at mg̃a hiyas na mahalaga at daladala ang sulat na nanaog sa hagdanang patung̃o sa halamanan.

Madilim ang gabi, naguulap ang lang̃it, ang hang̃i'y hinahampas ang mg̃a punong kahoy at ang taglay na ugong ay tila mandin pinaparisan ang hagulgol ng̃ nagng̃ang̃alit na halimaw, ó kung minsa'y parang isang taong humining̃i ng̃ awa. Si Lilia'y hindi lumabas kailan man nang nagiisa ng̃ gabi, kaya't gayon na lamang ang kanyang takot. Tinahak ang halamanan at nagtung̃o sa pook na hudyatan na liling̃onling̃on sa mg̃a nalalakarang liwanag ng̃ kastilyo. Halos di pa siya nakalalayo ng̃ halamanan ay nakapansin siya ng̃ isang anyo ng̃ lalaking nababalot ng̃ isang balabal na, nang makita siya'y biglang lumapit, na nagsulit na taglay ang isang tinig na kailan ma'y di niya nalimutan.

—¡Sa wakas ay naparito ka rin, Beatriz!

—Hindi ako si Beatriz, ang tugon ni Lilia upang maiwasan niya ang mg̃a bisig ni Hugo. Ako'y si Lilia Earle, ang aking kapatid ay maysakit kaya't ipinadala sa inyo itong sulat.





# XXXVI

INABOT ni Hugo Fernely ang sulat sa kamay ni Lilia at binasa ng boong paghihimutok. Ang buwan ay malamlam; anopa't gayun ma'y nangyaring namalas ni Lilia ang anyo ni Hugo. Isang lalaking mataas, pangkaraniwan ang pagmumukha at kayumanggi ang balat; ang mga mata'y maiitim at sa kanya'y nababakas ang malaking kalungkutan.

—¡Bakit! ang biglang saad' ¿kung gayo'y magaantay na naman ako ng panahon? Sabihin ninyo sa inyong kapatid na inantay ko siya ng matagal na panahon at ngayon ang puso ko'y mamamatay halos sa pagkita sa kanya.

—Siya'y maysakit, ang tugon ni Lilia, at huwag ninyongt ikagalit na sabihin sa inyo na ang damdamin at takot ang siyang sanhi ng kanyang karamdaman.

—¿Kayo'y inutusan upang sabihin sa akin na hindi ako nararapat magpilit sa aking pagsinta? Kung' gayo'y, dinaramdam kong sabihin sa inyo na nagaksaya kayo ng panahon Lilia, sapagka't isinumpa niyang magiging giliw ko.

—Nguni't gayun ma'y mayroon kayong pagasa na nahahanda siya sa pagtupad ng kanyang pangako.

Ang pagkakabigkas ni Lilia ng gayong mga pangu-

ngusap ay nagdulot sa damdamin ni Hugo ng anaki mandi'y tulad sa mga pangungusap ni Beatriz.

—Ang aking kapatid ay malumbay, ang saad ni Lilia, napakalumbay na ikintatakot kong ikamatay ó ikasira ng isip...

—Ako man ay nagdamdam ng labis; ang pakli ni Hugo.

—Hindi ako umaasa na kayo'y isang lalaking mabangis, Fernely, ang inyong mukha'y nagpapakilala ng mga damdamin. Limutin na sana ang pangako ng aking kapatid, isa lamang siyang batang walang isip ng gawin ang gayong pangako. Kung inyong ipipilit na tuparin ay ikapagiging sawing palad niya sa boong buhay.

—¿Sinabi niya sa inyo na ipagsabi sa akin ang ganyan?

—Hindi; nguni't ¿nababatid ninyo ang bigat ng pagpapaunlak sa inyong kahilingan? ¡Ang aking ama'y di siya patatawarin kailan man; at sapilitang lilisanin, ang tahanan, kapatid, mga kaibigan at ang lahat ng kanyang sinisinta sa ibabaw ng lupa. At inyo ring masusubukan kung kayo'y sisintahin sakaling kayo ang maging dahilan ng kanyang kasawiang palad.

—Hindi kó mangyayaring iwasan: ang malungkot niyang pakli. Ang langit ang siyang saksi na si Beatriz ay nangako sa aking maging giliw at nagkatiwala ako naman sa kanyang mga pangungusap. Di ninyo nakikilala marahil ang laki ng aking pagibig, kaya't naparito kayo upang hingin sa aking limuting ko si Beatriz. ¡Ah! mabuti pang hingin na ninyo kung gayun din lamang ang aking puso.

Ang mga luha'y natak sa mga mata ni Hugo nang ipagsabi ang gayon, at di matingkalang himutok ang namutawi sa kanyang dibdib.

Di ko ibig na pinsalain siya, ang patuloy pagkatapos; nguni't nais ko lamang siyang makaulayaw, ibig ko na yaong mataas niyang noo'y makandong ko sa

aking dibdib, ibig ko lamang manikluhod sa paanan niya at sabihing siya'y aking pinipintuho. Siya ang pumarito sana at kung siya ang magsasabi sa akin na nililibak niya ako, ang kamatayan ang siyang magwawakas ng aking sakit; subali't hindi mangyayari marahil ang gayon, ¿sinong babaying makalilibak sa isang tapat na pagibig na tulad ng sa akin?—Mahigit na dalawang taong nahiwalay ako sa kanya, ang patuloy ni Hugo makaraan ang ilang sandali, sa gabi't araw ang kanyang larawan ay napapangarap ko. Siya ang aking buhay, aking katuwaan, at kaligayahan sa mundo.

—Nguni't kahima't ibigin ng kapatid ko, ang magiliw na saad ni Lilia, subali't ang aking ama'y di papayag sa inyong pagiisang palad.

—Ni siya't ako'y walang kaalaman kay Lord Earle ng magkilala kami. Siya'y isang maalindog na bata na naninirahan sa *alqueria*, na parang isang nakukulong na ibon; nangako ako sa kanya sa ikalalaya niya, kaya't bilang kapalit nito'y ipinagkaloob niya sa akin ang kanyang pagibig. ¿Nasaan noon si Lord Earle? Inibig ko siya't iningatan. Ang ama niya'y ¿anong ginagawa noon? bakit ipinaubaya siya.

—Ang lahat ay nagbago na ngayon; ang saad ni Lilia.

—Datapuwa't ako'y hindi; kung ang kapalaran ay ginawa akong hari ay lalong iibigin labis ang inyong kapatid. ¿Isang laruan lamang baga ang puso ng tao?

Walang malay gawin si Lilia sa gayong pagsintang walang kapantay, ang mga lakas niyang namamagitan ay walang magawa. Kung nahahabag man siya kay Beatriz, gayun din naman kay Hugo.

—Ako'y umaasa na kung iibigin ninyo'y magpapakitang butihing ugali kayo. Ang tunay na pagibig ay hindi mapagmataas Kung ang kapatid ko'y di magtatamo sa inyo ng kaligayahan, ay nararapat ninyong bigyang laya. Kung inyong pipilitin, ay tantoin ninyong di kayo pakikisamahan ng mahinusay; subali't

kung inyong pagkakalooban ng minimithi niyang laya, alamin ninyong higit kayong mamahalin niya.

—¿Bakit, hindi ako niya iniibig? ang tanong ng binatang nangangatal ang tinig.

—Hindi; ang matamis na tugon ni Lilia, nararapat kong ipagtapat sa inyo, na hindi kayo iniibig, ni iibigin.

—Hindi ako naniniwala, ang sigaw niya, ni maniniwala hanggang di ko marinig sa mga labi niya! Hindi ako iniibig! ¡Diyos na maawain! Kung siya ang magsasabi sa akin ay maniniwala ako; nguni't kung iba'y ¡kailan man!

—Siya ang magsasabi sa inyo, kaya't nararapat ninyong antayin. Magbalik kayo kung siya'y magaling na.

—Ayoko; ang pabigla ni Hugo, malabis na ang aking pagkakaantay. Naparito ako sa Earlescourt upang makita ko siya lamang, at isinusumpa kong di ako aalis kungdi kami magkausap muna.

Gayun ma'y dumukot ng isang lapis sa bulsa at sunulat na nagdumali ng mga ilang talata sa ibabaw ng sobre ng padalang sulat ni Beatriz.

—Ibigay ninyo ito sa inyong kapatid at kayo, Lilia, tanggapin ang aking malabis na pasasalamat, sanhi sa pagkakagambala ninyo.

—Ibig ko sana kayong pagukulan ng ilang salitang makaaaliw sa inyo, ang saad ni Lilia.

Iniabot ni Hugo ang kamay niya at siya nama'y di nakatangging di kamayan.

—Paalam na, Lilia. ¡Pagpalain nawa ng langit ang inyong kabutihang loob.

—¡Paalam! ang saad niyang nahahabag sa mukhang kayumanggi na kailan ma'y di na niya muling makikita.

Ang buwan ay nagkait na ng taglay na kaliwanagan. Si Hugo Fernely ay tinahak ang landas at si Lilia nama'y itinago sa bulsa niya ang papel, bago

nagdumaling bumalik ng kastilyo. Wala sinoman sa dalawang nakapansin sa isang taong mataas at namumutla na nakikimatyag doon at nang makilala ang mapulang buhok ni Lilia, dahilan sa pagkahulog ng balabal sa hihip ng hangin ay dagling napasigaw. Ang nasabing tao'y dili iba't si Leoncio Dacre.

Nang matapos makakanta at makapakinig ng tugtog ni Beatriz ay nagtungo sa pintuan.

—¿Saang kayo paroroon? ang tanong ni Beatriz.

—Kukuha lamang ako ng tabako, ang tugon, kaya't huwag kayong mabalam at dagli akong babalik.

Lumabas sa salon at nagtungo sa kanyang silid, na kinalalagyan ng isang kaha ng mga piling abano; kumuha ng isa at saka naparoon sa halamanan upang humitit. ¿Tinalaga kayang pagkakataon ang ginawa niyang pagparoon sa kinaroroonan ng hudyatan? Naglalakad siyang walang kamalaymalay, nang makarinig ng bulong ng mga tinig; napahintu siya, upang siyasatin ang pinanggagalingan, natuklasan niya sa malayong agwat ang isang lalaking mataas na nakikipagusap sa isang babaying nababalot ng isang maitim na balabal.

—Isang dalaga at kanyang katipan, ang nasabi sa kanyang sarili. Sa ganang kanya'y di ikalulugod ni Lord Earle kung malaman ang gayong pagtatagpo sa halamanan; anopa't anong masakit sa akin.

Ang tinig ng lalaki'y pumukaw sa kanyang loob sanhi sa damdaming tinataglay. Pagkatapos ay namalas niya na ang dalaga'y iniabot ang kamay bago nagtungo sa kastilyong nagdudumali.

Sa kasamang palad na pangyayari, sa isang puang ng kakapalan ng ulap ay nangyaring nakasilay ang bahagyang liwanag ng buwan, na ang hangi'y hinipan ang maitim na balabal kaya't nangyaring namalas ang ulo ni Lilia Earle, si Leoncio'y napasigaw at halos hinimatay sa panggigilalas.

—

Nang makaakyat na si Lilia sa salon, ang marikit na orasang pangmesa ay tumutugtog na ng̃ ika siyam at kalahati. Ang mg̃a naglalaro ng̃ ahedres at mg̃a baraha ay di natitinag sa kinalalagyan na kanyang pinagiwan. Si Beatriz at si Heberto'y naroroon din sa malapit sa piano; tang̃ing si Leoncio ang wala lamang doon. Siya'y kaagad lumapit kay Beatriz at nakang̃iting isinamo kay Heberto na ipagpaumanhin sa kanya sa mg̃a limang minuto ang kanyang kapatid.

—Kahit na sampu kung nais ninyo, ang pakli ng̃ binata, ng̃uni't huwag lalabis ng̃ isa.

Ang dalawang magkapatid ay nagtung̃o ng̃ silid ni Beatriz.

—Sabihin mo sa akin, madali Lilia, ang pakiusap ni Beatriz nang sisilasila na lamang, ¿nakita mo ba? ¿anong sinasabi?

Nakita ko; anopa't walang panahon upang sabihing ko sa iyong lahat ang mg̃a sinabi sa akin. Ipinadadala sa iyo itong mg̃a talata, at si Lilia'y pagkawika nito'y iniabot ang papel sa mg̃a kamay ng̃ kapatid niya, na hinigpit ng̃ boong giliw. Bayaan mong sabihin sa iyo na basahin mo muna ang liham, na nangyari kong palambutin ang kanyang puso; sa akala ko, iniibig kong Beatriz, na kung ikaw ang makikipagusap sa kanya, at iyong isasamo na bigyang kang laya, ay walang pagsalang di ka mabibigo.

Ang maningning na ilaw ng̃ pagasa'y nagliwanag ng̃ sandaling yaon sa nagdidilim na mg̃a mata ni Beatriz.

—¡Oh, Lilia! ang saad na tigib ng̃ katuwaan. ¿Mangyayari kaya? Huwag mo sana akong paasahin sa hindi mangyayari.

—Si Hugo'y hindi malupit, ang wika ni Lilia. ¡Kaawaawa naman! ako'y nahahabag. Kung iyong makikita'y maaasahan mo ang iyong pagwawagi. Tingnan natin ang sinasabi.

Binulatlat ni Beatriz ang papel, na kinatatalaan

ng mga ilang talatang sulat sa lapis. Binasa ng dalaga nguni't sa loob lamang.

"*Beatriz:*

"Ibig kong marinig sa iyong mga labi na hindi ka sumisinta sa akin. Ibig kong maalaman sa iyo na ang bawa't isa ng matamis na pagasa na pinapaniwalaan mo sa akin, ay naging isang mabangis na daya. Hindi ako aalis sa Earlescourt kung di kita makikita muna. Sa huwebes ng gabing ika sampu ay paririto akong muli sa kaisang pook; pumarito ka nang tayo'y magkitang harapharapan."

*Hugo.*

—¡Tunay ngang lubos ang kasiguruhan! ang pabigla ni Beatriz. Lilia, pagkalooban mo ako ng isang yakap; masdan mo kung paano nanginginig ang aking mga kamay sa kasayahan halos hindi ko matabnan ang papel. Magiging malaya na ako balang araw at di mawawala ang pagibig ko dito sa mundo. ¿Paano kita mapasasalamatan? Ngayon ay martes, ¡gaanong pagnanais ko ng pagaantay ng huwebes! Nagdadanas akong animo'y parang naalisan ng isang bigat sa puso; Lilia, sa wakas ay magiging giliw din ako ni Heberto at ang lahat ng ito'y kautangan ko sa iyo.

—Beatriz, ang saad ni Lord Earle ng magdaan ang dalawang magkapatid sa malapit sa mesa na kinadoroonan niya, natapos na namin ang aming paglalaro ng ahedres; ¿mangyayari bang magkanta ka?

Nagkanta nga si Beatriz ng sandaling yaon. Ang marikit niyang tinig ay di nagtataglay ng anomang kalungkutan. Si Heberto'y humilig upang masiglang sabihin sa kanya:

—Kay inam ng kanta mo.

—Mangyari'y ikaw ang inisip ko: ang pakli niya.

Nang sandaling iyo'y tinawag ni Elena si Heberto upang magpasya hinggil sa isang bahagyang pagtatalo

sa laro, at si Beatriz samantalang ang mg̃a daliri niya'y naglalaro sa mg̃a teklado ay nagsagawa ng̃ kanyang kapasyahan. Makikita niya si Hugo at kanyang kakausapin ng̃ boong tapang. Hihing̃in niyang bigyang laya siya, at walang pagsalang di itatanggi ni Hugo ang gayon. Sa pasimula'y magpapakita itong galit; subali't sa wakas ay magtatagumpay siya.

Nang nakaupu siyang nagmumuni; ang mg̃a daliri niya'y nagsasagawa sa piano ng̃ mg̃a melodyang nagpapaliwanag man din sa kanyang pagiisip. Nagiisip siya hinggil sa pagiisa niyang gagawin sa gitna ng̃ kadiliman ng̃ gabi; para na niyang namamalas ang kayumangging mukha ni Hugo at naririnig ang nagmamakaawang tinig. ¡Kaawaawang Hugo! samantalang naguulol ang kaligayahan niya ay nagdaragdag naman ang kanyang pagkahabag sa binata.

Si Beatriz ay di nagnanasa ng̃ anomang kasaman. Si Hugo'y mangyayaring pakasal sa isang magandang dalagang kauri niya, at nagtataglay ng̃ kabuhayang matiwasay at maligaya: at si Beatriz nama'y kanyang isang mabuting kaibigan, kung ipahihintulot niya. Walang makababatid na sinoman ng̃ lihim; si Lilia'y siyang magiing̃at ng̃ boong katapatan; at si Beatriz ay magiging giliw na masintahin ni Lord Airlie.

Kalugodlugod aug isipang naghahari sa kanyang diwa na walang sukat ikamangha sa malikmata ng̃ kanyang tugtuging kailan ma'y di naisalimot ng̃ lahat ng̃ doo'y nakarinig ng̃ gabing yaon.



# XXXVII

SI Leoncio Dacre'y di nakakilos sa pagkagikla. Panatag siya, na di nadadaya; yaon na kanyang napili sa isa sa mg̃a dalaga ng̃ kastilyo na nakikipagusap sa kanyang kasintahan, ay si Lilia Earle; si Lilia na kanyang pinaniwalaang malinis at walang malay ay lihim na tumakas sa tahanan ng̃ kanyang ama, na sinamantala ang kadiliman at katahimikan ng̃ gabi, upang makipaghudyatan sa isang lalaki.

Kung isang kaibigan lamang niya ang nanumpa na nakakita ng̃ gayon, ay di niya paniniwalaan; ng̃uni't ang kanyang mg̃a sariling mata kaya't di niya mapagaalinlang̃anan.

Inihagis sa malayo ang tabako, at saka pinagtiim ang mg̃a ng̃ipin sa pagng̃ang̃alit. Tunay ng̃a, na ang lahat ng̃ babaye ay isang isa: walang maaantay sa kanilang katapatan, ni kabutihan, anopa't gayon ma'y naniwala siyang napakalinis, matapat, at kakaiba sa mundo. Mula na noon ang lahat sa kanya'y para manding pagdaraya at kadustaan.

Sa biglang sabi, ang lahat sa mundo'y naparam sa kanya. Yaong babaye na kinilala niyang napakawalang malay at malinis sa tanan, ay hindi pala kundi isang mahinang kalooban sa pagkakadaya. Ang mg̃a kagagagawan ng̃ kanyang ina, upang matakpan ang mg̃a ma-

likmatang gawain at maipagpaumanhin ang kasalatan ng̃ kanyang lakas, ay dili iba't natutulad sa kasaman ni Lilia.

¡At inibig niya ng̃ boong pananalig! Nang makita niya yaong mg̃a bughaw na mata, ay para manding nagbala sa kanya ng̃ ning̃as ng̃ pagibig.

Ang nang̃ing̃inig na mg̃a kamay ni Leoncio'y nagaapoy sa galit; salamat at si Hugo'y wala na ng̃ sandaling iyon. Makaraan ang galit ay naparam na sa kanyang dibdib upang bigyang daan ang pagkapariwara: Isang matindi at mahabang sigaw ang namutawi sa mg̃a labi niya, at isang pang̃ang̃atal ang lumiglig sa kanyang katawan. Nawala nang̃a ang matamis at masidhing pagibig. Ang kanyang mithi sa kalinisan ay natakpan ng̃ katakwiltakwil na balabal ng̃ pagtataksil.

Sa loob ng̃ sumpong ng̃ sakit ay nabatid niyang di siya nararapat manumbalik pa sa Kastilyo; aantayin niyang matiwasay siyang mabuti, bago niya titingnan si Lilia kung mang̃ang̃ahas na humarap sa kanya at magpapakita ng̃ paimbabaw na pagibig.

Ang mg̃a kamay niya'y untiunti nang nagbabawas ang pang̃ing̃inig, ang mg̃a tibok ng̃ kanyang puso'y nawawalawala na; at sa wakas, ay nagdanas siya ng̃ lubos na katiwasayan kaya't nagtung̃o ng̃ salon. Humarap si Leoncio sa karamihang nagkakatipon.

Naroroon si Liliang nagmamasid sa aklat ng̃ mg̃a grabados na kanikanina lamang ay isinamu niyang tapusing panoorin; ang mg̃a ginintuang buhok ng̃ dalaga'y sumasayad sa ibabaw ng̃ aklat.

Nang makita siyang pumasok, ay natirang nagmamalas na matahimik at nangyaring nahalata sa kanya ang isang banayad na kulay ng̃ mg̃a pisng̃i niya at isang ng̃iting naglalaro sa kanyang mg̃a labi.

—Naririto ang mg̃a grabados, ang saad ni Lilia, ¿ibig mong tapusin nating tingnan?

Naalaala niya ng̃ sandaling yaon ng̃ inanyayahan niyang magkanta, ay tumutol ng̃ walang kapalagyan

at gulo. Ngayon ay natatalos na niya kung bakit.

Inilagay ang isang upuan sa piling ni Lilia at nagsimula na ngang buklatin ang aklat na nasa ibabaw ng mesang naliliwanagan ng isang magandang ilaw na pilak. Sa duluhang iyon ng salon ay mawiwikang dadaladalawa sila na animo'y nasa sa isang bukod na pook.

—Lilia, ang wika niyang karakaraka, kung may magtanong sa iyo kung alin ang kasalanang mabigat na mangyayaring kamtin ng isang babayi'y ¿ano ang itutugon mo?

—¡Hala, isang tanong na malabis! ang tugon ng dalaga. Aywang ko, Leoncio; sa ganang akin ang lahat ng kasalanan ay nararapat kasuklaman.

—Kung gayo'y sasabihing ko sa iyo. Ang kasalanang napakalaki'y ang pagdaraya at pagtataksil.

Si Lilia'y natirang nagmamalas sa pagkakagikla, dahilan sa tinig na pagalit ng pagkakabigkas ng mga huling pangungusap. Ang dalawa'y kapwa natahimik sandali.

—Ayoko nang magtitingin ng mga grababos, ang saad ni Leoncio, itago mo na. Lilia Earle masdan mo nga ako ng harapharapan, ¿Anong panahon ng isamu ko sa iyong kita'y aking magiging giliw?

Ang mga mata ni Lilia'y hindi kumikisap kundi ipinako sa kay Leoncio, na bahagyang nagigiklahanan sa nangyayari; ang tanong na iminulan sa kanya ng binata ay nagbigay dagdag sa pamumula ng mga pisngi niya.

—Hindi pa nagtatagal, ang sagot niya, iilan pang araw lamang.

—Sinabi mong sumisinta ka sa akin.

—Oo nga.

—Kung gayon, sumagot ka sa aking katanungan: ¿umibig ka sa iba noong una, tulad ng pagkakaibig mo ngayon sa akin?

—Kailan man.

—Isang tanong pa, ¿napahinuhod ka sa mĝa pagmamakisig nĝ ibang mamimintuho bago mo ako nakilala?

—Hindi; ang biglang pakli niya na taglay ang higit na panggigilalas.

—Samakatuwid ay ¿tanĝing ako lamang ang siyang mayari nĝ iyong pagibig at pagkakatiwala, na kailan ma'y hindi mo ako dinaya at lagi kang naganyo sa aking matapat at butihing kilos?

—¿Bakit ganyang ang iyong sinasabi Leoncio? ang tanong nĝ dalaga. ¿Saan mula ang lahat nĝ mĝa panĝunĝusap na iyan?

—¡Sumagot ka! nalalaman mo na nakikipagusap ka sa isang lalaking kapos nĝ pagasa ¿dinaya mo akong minsan?

—Kailan man: kahit sa panimdim, sa salita at sa gawa.

—¡Diyos na makapangyarihan! ang saad. ¡Paano nagkaroon nĝ isang babaying napakaganda at napakamagdaraya!

Sa mukhang yaon na laging nagmamalas sa lahat na kilos ni Leoncio ay walang nalalarawan kundi pawang kagiklahanan.

—Lilia, dahil sa iyo'y inibig ko ang iyong kalinisan at kabanalan; ikaw ang nagsagawa nĝ aking mithi sa babaying anghel sa lupa. ¡Ang lanĝit nawa'y patawaring ka, sanhi sa iyong pagpatay sa minsang sandali nĝ lahat na pananalig nĝ matapat kong puso!

—Hindi ko matalos ang sinasabi mo sa akin, ang pakling bigla ni Lilia. ¿Bakit ka nagkakaganyan?

—Gagamiting ko kung gayon ang lalong maliwanag na salita; maliwanag na di pagbubunĝahan nĝ pagaalinlanĝan. Ako, na sa balang araw ay iyong kasi, ang lalaking iyong sinisinta, ay nagtatanong sa iyo. ¿kanĝino ka nakikipagusap nĝayong gabi sa halamanan nĝ kastilyo?

Karakaraka niyang namalas na ang tanong na iyon ay nagdulot sa dalaga ng̃ isang paninibago. Ang kulay ay nawala sa kanyang mg̃a labi: isang ulap mandi'y tumakip sa kislap ng̃ kanyang mg̃a mata; ibig niyang magsalita, datapuwa't ang mg̃a pang̃ung̃usap ay bumabara sa kanyang lalamunan.

—¿Tinututulan mo ang katunayan ng̃ sinasabi ko sa iyo? Walang sukat ipagalinlang̃an na nakita kita at sampu niya. ¿Itatanggi mo pa kaya?

—Hindi; ang tugon niya.

—¿Sino siya?—ang tanong ni Leonciong naguukol sa kanya ng̃ isang galit na namalas na siyang ipinang̃ilabot niya. Sabihin mo sa akin, ¿sino iyon? Ibig kong siya'y hanapin kahi't saan siya naroroon.

—Hindi ko mangyayaring sabihin sa iyo, Leoncio, ang tugon ni Lilia na taglay ang mahinang tinig Para munang awa, samu ko sa iyong ing̃atan mo ang aking lihim.

—Huwag kang matakot, ang saad niya, hindi ko sasabihin kay Lord Earle ang aking nakita. Ako ng̃a ang siyang maykasalanan ng̃ pagkakatiwala ko sa iyo. Sabihin mo sa akin ¿kung sino iyon?

—Inuulit ko sa iyong hindi mangyayaring sabihing ko sa iyo, ang bulong niyang pinagdadaop ang mg̃a kamay. Leoncio magkatiwala ka sa akin: huwag mo akong kagalitan. Hindi ka makaaasa, Lilia, ang pakli niyang natitilihan sa paghihimutok ng̃ dalaga, na matatahimik ako matapos mabatid ko ang ganyang gawa. Kung iyong bibigyang paliwanag sa akin, ay wala kang sukat na ipagaalaala. Kung ang lalaking yaon ay isang matagal mong kasintahan, sabihin mo sa akin; marahil ay mapatatawad ko ang ganyang pagdaraya kung ikaw ay matapat. Kung may ilang dahilan na makapagpapagaan ó makapagpapaliwanag ng̃ iyong kakulang̃an, ay sabihin mo ng̃ayon at panahon pang sukat na mapatatawad.

—Wala akong masasabi sa iyo, ang malungkot na

saad niya na inilingon ang kanyang mĝa naghihimutok na mata at itinunĝo ang mukha.

—Naniniwala ako, ang sagot nĝ binata na taglay ang kapaitan. Ni hindi mangyari ni makapagbigay nĝ isang paliwanag. Alam mo na ang iyong kagagawan ¿hindi ba?

Itinaas niya ang mĝa mata upang tapunang titig nagmamakaawa na walang kaputok mang salita.

—Ibig kong malaman nĝayon din, ang dugtong nĝ binata, sino iyon na naparito sa halamanan nĝayong gabi upang tagpuing ka. Magmatapat ka sa akin, at kung makita kong ang gayo'y natutungkol lamang sa isang pagkakamaling di sinasadya nĝ iyong kabataan ay patatawaring kita Kung iyong itatanggi, ay lilisaning ko ang Earlescourt, upang huwag nang muli pang manumbalik.

Isinubsob ni Lilia ang kanyang mukha sa mĝa kamay niya, at si Leoncio'y nakarinig nĝ isang malumbay na himutok na namutawi sa nanĝinĝinig na mĝa labi niya.

—¿Hindi mo sasabihin sa akin, Lilia? ang muling tanong ni Leoncio. Kailan ma'y hindi niya maisalimot ang malungkot na mukha ni Lilia nĝ muling ulitin ang gayong katanunĝan.

—Hindi mangyayari.

Nang mawika ito'y halos nawalang pagkatao sa kinauupan.

—¿Iyan ba ang iyong wakas na pasya? ¿tumatakwil kang ipagsabi sa akin ang mĝa katanunĝang ko sa iyo?.

—Magkatiwala ka sa akin, Leoncio ang isinamu niya. Dahil sa iyong pagsinta sa akin, ay sikapin mong magkatiwala.

—Kailan ma'y di ako nagkakatiwala kanĝinoman. Lilia, malaya ka sa iyong sarili matapos na madurog mo ang puso nĝ isang lalaking maranĝal at matapat. Ang lanĝit ang makaaalam nang kapapakanang ko ma-

tapos ang ganyang pagkakalulong! Nguni't walang masakit sa akin. Kunin mo itong singsing at tanggapin ang huli kong paalam. Ayoko nang muli pang tingnan ang iyong maalindog at magdarayang mukha.

—¡Oh! Leoncio, maghintay ka, ang samo niya. Biyan mo ako ng kaunting panahon... huwag kang lumayo ng papaganyan sa aking piling.

—Ang panaho'y di makapagpapabago sa aking pasya; hindi ako aalis sa kastilyo kundi bukas ng umaga. Kung nais mong magtira pa ako dito, mangyayaring makasulat ka sa akin ngayong gabi.

Iniwan ni Leoncio ang singsing sa ibabaw ng mesa, na nagwawalang kibong parang di nakikita ang nanginginig na kamay na iniaabot ni Lilia. Nang makarating na sa gawing pintuan ay di nakatiis na di luminggon upang maglagak ng isang huling malas at kahit man nakita niya ang mukhang maputla at nalulumbay, subali't di nabakasan ng kahi't bahid man lamang ng kasamaan.

Nagbalik at nagtungo sa kinadoroonan ni Lord Earle.

—Ako'y aalis bukas, ang saad na walang kagatol-gatol; kinakailangang isagawa ko at isinasamu ko sa inyong huwag lamang akong pigilan.

—Batid mo na, pinakaiibig kong Leoncio, mangyayari kang pumaroo't pumarito ayon sa iyong kagustuhan: ang tugon ni Reinaldong nagigiklahanan sa kabiglaanan ng kanyang pamangkin. Dinaramdam namin kung ikaw ay aalis at aming ikinatutuwa kung ikaw ay paririto. Hindi ka magtatagal at babalik kang muli, ¿hindi ba?

—Susulat ako sa inyo kaagad, ang tugon ni Leoncio; ako'y magpapaalam kay Elena.

Maging si Elena, gayun din si Heberto at si Beatriz ay pawang nagigiklahanan at nalulumbay sa biglang pagalis ni Leoncio, na nang mga sandaling yaon ay kabiglabigla at hanggang halos walang hunos dili.

Nang si Enrique at si Laurence ay magsialis, si Beatriz sanhi sa isang katakutang bumakla sa kanyang loob hinggil sa kabaguhang nangyayari, ay nagwikang siya'y napapagod na, kaya't pumasok sa kanyang silid; si Lord Airlie ay nagpaalam pagkatapas at ang tanging natira lamang sa salon ay si Elena at si Reinaldo.

—¿Anong nangyayari kaya kay Leoncio? ang tanong ni Lord Earle. ¡Gaanong pagkakamali ko nang pagaakalang siya'y sumisinta kay Lilia!

—Hindi ka sukat na magisip, ang pakli ni Elena na taglay ang isang ngiti. Marahil ang nangyayari ay si Leoncio'y nagkaroon ng kaunting pagkakaalit ni Lilia. Ang nararapat ay huwag pakialaman at hayaang sumaayos na kusa. Magusap tayo sa ibang bagay, anak ko, ibig kong magtanong sa iyo, at huwag kang magdalang galit sa akin kung sakali. Si Beatriz ay di maglalao't magiisang dibdib, ¿ayaw ka bang dumalo ang kanyang ina sa kasal?

Si Reinaldo'y tumindig at nagsimula, ayon sa kaugalian niya, na maglakad sa salon.

—Nakalimot na sana ako diyan. Ina, aywang ko ang aking gagawin. Magiging isang gawang malupit sa ganang akin ang di siya anyayahan; nguni't ang katotohanan ay di ko ibig na makita siya. Matagal na nakikihamok ako sa sarili, at magpahanggang ngayon ay hindi ko mangyaring pagharian.

—Ikaw nga, sininta mo siyang labis nang nakaraang panahon.

—Tunay nga po, ang tugon niyang nakatungo, ¡kaawaawang si Dora!

—Yaong mamuhay na may ingat na kagalitan sa kapuwa ay di karapatdapat, ang saad ni Elena, at lalo pa nga kung natuturing na isang giliw.

—Namamali kayo, ina, ang pakli ni Lord Earle ng boong dahas, hindi po ako nagiingat ng kagalitan kay Dora; nguni't nilapastangan niya ang aking puri

na dahil doon ay hindi ko siya mapatawad.

—Gayun man, ay patatawarin mo rin sa balang araw; at ang araw na nabanggit ay dili iba't ang sa pagiisang dibdib ni Beatriz.

—Hindi; ang malumbay na tugon: nakikilala ko ang aking sarili at talos ko na hindi ko magagawa yaong laban sa matuwid. Mangyayari kong yakapin ang aking giliw at hagkan siya, nguni't hindi mangyayaring kami'y mamuhay na magkasama. Patatawaring ko siya ina ko sa pagyao ko sa mundong ito, nguni't hanggang nabubuhay, ay di mangyayari.



# XXXVIII

SI Lilia Earle'y kulang nğ mğa kaparaanan sa pagsasagawa nğ dakilang bagay; kailan ma'y hindi niya pinansin ang kanyang mğa hirap at kabanalan, sapagka't nagtataglay nğ malabis na pakikisangayon ang matahimik niyang kaugalian. Wala siyang kaisipan sa kanyang isinisinta kay Leoncio, mulang mawatas niya na ito'y naghari sa kanyang puso, kailan ma'y di natigilan siya nğ pagiisip sa gagawin sakaling wala siya. Ang kaisipan upang makaligtas siya sanhi sa lihim nğ kanyang kapatid ay kahi't sa gunamgunam niya'y di sumagi; yaong lihim na ipinagkatiwala sa kanya ay di niya ipagtatapat kanğinoman Kung papipiliin siya sa kamatayan at magtaksil kay Beatriz ay walang pagsalang ang nauna ang mamarapatin niya, sapagka't kanyang nababatid na isang tungkuling mahalaga na dapat niyang tupdin.

Gayun nğa ang nangyari, na nang bigkasin ni Leoncio ang mğa kakilakilabot na panğunğusap ay di nabaklang ipagtapat ang kagagawan, ni Beatriz kahima't di siya makawala sa gayong atas na taglay niya.

Ang mğa panğunğusap niya'y pawang malupit at siyang nagwasak nğ kanyang puso. Kailan ma'y di siya nakakita nğ kawalang pagasa nğ mukha ni Leoncio na gaya nğ sandaling yaon. Subali't ¿anong mangyayari niyang gawin? Ang katuwaan nğ kapatid niya'y

nasa sa kanyang mg̃a kamay at siya ang nararapat maging̃at. Nagdanas ng̃a siya ng̃ tunay na kabayanihan sa mg̃a katakottakot na damdamin, at tang̃ing minsan lamang, na natakot mawala ang pagibig niya, iyon ng̃a ang dahilan nang isamu niya ang kaawaan. Anopa't ang pananalig ay naparam na kay Leoncio at sa halip na kaawaan niya, ay binigyan pa ng̃ mg̃a bagong sibat na siyang tumimo sa puso ng̃ dalaga: walang ibang bagay na madali sa ganang kanya kundi ang ipaliwanag ang hiwaga upang masunduan ang pagmamahal ni Leoncio; ng̃uni't ang higit na kailang̃a'y ipagtapat ang lihim ni Beatriz at iyan ng̃a ang di niya ibig gawin.

Nang makita niyang umalis si Leoncio, ay nagdanas siya ng̃ malaking pagdurusa, sapagka't nababatid niya, na hindi na niya makikitang muli, maliban kung ipahihintulot ni Beatriz na sabihin ang gayong pangyayari. Karakarakang nagtung̃o siya sa silid ng̃ kanyang kapatid upang doo'y antayin ito; ang pagmumuni ang nagsimulang nagpatiwasay sa kanya; hindi marahil itatanggi ang kanyang luhog kapag isinaysay niyang lahat; kung gayon susulat siya kay Leoncio, na bibigyan niyang paliwanag at di marahil aalis sa Earlescourt, at sisintahin siya ng̃ higit dahilan sa pagkamatapatin niya.

—Palabasin mo si Susette, ang bulong sa taing̃a ni Beatriz ng̃ sandaling nasok; kinakailang̃an kong makipagusap sa iyong dagli.

Pinaalis ng̃a ni Beatriz ang dalaga at saka nanumbalik sa piling ng̃ kanyang kapatid.

—¿Ano Lilia? Namumutla kang labis ¿anong nangyayari sa iyo?

—Beatriz, ang tugon ni Lilia, ¿ipahihintulot mo ba sa akin na sabihing ko ang iyong lihim kay Leoncio Dacre?

—¡Kay Leoncio Dacre! ang pabiglang sabi ni Beatriz. Huwag: at makalilibong huwag, ¿paano mo naisipan ang ganyan Lilia? Siya'y isa sa mg̃a matalik na

kaibigan ni Heberto at mangyayaring ipagsabi ang gayon. Nguni't ¿sa ano't ibig mong ipagtapat?

—Sapagka't nakita niya akó ngayon gabi, naglalakad siya sa halamanan at namalas niya akong nakikipagusap kay Hugo Fernely.

—¿Nagpahiwatig ka ba? ang tanong ni Beatriz na nahihintakutan.

—Hindi; ¿paano mangyayari kong sabihin sa kanya ang isang lihim na ipinagkatiwala mo sa akin?

—Mabuti nga, ang pakli ng kanyang kapatid na tahimik na; walang kailangan na isipin niya ang gayon. ¿Anong sinabi sa iyo?

—Ang akala niya'y lumabas ako dahilan sa may isang hudyatan sa isang kasintahan: ang tugon ni Lilia na taglay ang namumulang mukha dahilan sa kahihiyan.

—At nagalit marahil, ang dugtong ni Beatriz. Kung gayon ay huwag kang magalaala Lilia; nalalapit na akong magkaroong laya at iyon ang katuwaang ko. Wala siyang sasabihin ¿tunay ano? Malabis siyang kabalyero para sa gayong pangyayari.

—Wala nga, ang saad ni Liliang nagmumuni, wala siyang sasabihing anoman.

—Kung gayo'y huwag kang lubhang malumbay, Lilia; ¿anong kabuluhan ng ibang bagay?

—Huwag mong alalahanin ang iniisip niya hinggil sa akin, kahima't natatalos mo ang kanyang mahal at mahigpit na paguugali.

Hindi nga sumaisip ni Beatriz ang gayon, nang marinig ang mahinusay na paliwanag ng kapatid niya'y nagulo ang kaisipan.

—Dinaramdam kong labis, ang saad ni Beatriz. Nguni't sinanggahan ni Lilia at saka lumapit sa kanya bago nagwika:

—Beatriz, kinakailangan na saysaying ko sa iyong lahat: sinisinta ako ni Leoncio at ipinangaku ko sa

kanyang ako'y magiging giliw niya sapagka't sinisinta ko rin siya.

Nang marinig ni Beatriz ang gayong pang̃ung̃usap ay nagiklahanan.

—Tunay na sinisinta ko siya, ang patuloy ni Lilia hindi ko lamang sinasabi sa iyo sapagka't aayaw siyang sabihin namin ang gayon hanggang di makaraan ang iyong kasal. Sinisinta ko siya ng̃ labis, kaya't nang itanong niya sa akin kung kang̃ino ako nakikipagusap sa halamanan ay hindi ko nangyaring nasagot. Nagalit siya at nagukol sa akin ng̃ mababang̃is na pang̃ung̃usap anopa't hindi ako makapagsanggalang, Aalis sa Earlescourt, at hindi na muling babalik kundi ko ipagtatapat ang aking kaugalian: gayon ang sabi niya at gayon ng̃a ang gagawin niya. ¿Paanong mangyayari, Beatriz, na walaing ko ang aking pagibig?

—Ng̃uni't sa maikling panahon lamang, ang pasubali ni Beatriz. Hindi ko ibig na ako'y maging mapagmalaki; subali't ayokong mang̃ahas na ipagkatiwala kay Leoncio ang gayon, sapagka't napakaselang sa bagay na tungkol sa karang̃alan at biglabigla, na umaasa ako na hindi matitimpi. ¿Hindi mo ba naaalaala ang sinabi niya isang araw, na nalulugod siya kung walang kalihiman sapagka't hindi siya marunong mag-ing̃at?

—At ito'y kanyang mangyayaring ing̃atan dahil lamang sa iyo at hindi sa akin.

—Huwag kang manalig ang saad ni Beatriz. ¡At nalalapit na ako sa araw na lubos kong pinakamimithi! Lilia, nailigtas mo na akong minsan, kaya't lubusin mo na sana kung mangyayari. Masdan mo, iniibig kong kapatid, ing̃atan mo muna ang lihim hanggang di pa ako nakakasal, at kung makaraan na'y isinusumpa ko sa iyo na ako ang siyang makikipagkita kay Leoncio at sa kanya'y sasaysaying isaisa ang nangyari, kaya't sa ganyang paraan ay iibigin kang higit pa kay sa dati. ¿Gagawin mo sa akin ang ganyang pagtitiis?

—Tantoin mo, Beatriz, na ang gumawa ng papaganyan ay kawalan ng katapatan maging sa kanya at sa aking sarili.

Ang isa sà atin ang dapat magtiis. Kung ako ang nararapat, ang pagdurusa ko'y higit, at marahil hanggang ang aking buhay; at kung ikaw ay walang ibang mangyayari kundi ang malalayu ka lamang kay Leoncio sa loob ng dalawa ó tatlong linggo. Sa araw ng aking kasal ay ipinangangaku ko sa iyo na susulatang ko siya.

—¿At bakit di pa ngayon mo na ipagkatiwala at aantayin mo pa sa ibang panahon?

—Sapagka't kung ako'y giliw na ni Lord Airlie ay wala na akong ikinatatakot. Tatlo ó apat na linggo lamang ang iyong ipagtitiis bilang kaloob mo sa iyong kapatid, ¿hindi ba Lilia? Ayoko nang magsalita ng iba pa; sa iyo natutungkol ang ganyang pagsasagawa.

Nababatid nga ni Beatriz na gayon ang mangyayaring wakas.

—Huwag nang pagusapan ang bagay na iyan, ang saad; sa balang araw ay mangyayari kong magantihan ang lahat ng iyong nagawa sa akin. Ang araw ng aking kasal ay sasabihin ko kay Leoncio Dacre na ang dalagang kanyang iniibig ay siyang tangi ang taglay na kamahalang ugali at pagkamatapatin sa mundo.

—Kung ganyan ang gagawin mo ay laban sa aking sarili; nguni't siyang tanging paraan upang maligtas ako sa kasawiang palad at hindi magdudulot sa iyo ng anomang kapinsalaan, sa kabila nga niyon ay walang kabutihang idudulot sa iyo. Ngayo'y sikapin mong isalimot ang nakaraan. Makikita mo si Leoncio na siya ang walang matututuhan ng paghingi ng kapatawaran sa iyo pagkatapos. Magisip ka sa kaligayahan na siyang mangyayari kapag nagbalik siyang muli.

Kinandong ni Beatriz ang ulo ng kanyang kapatid at saka hinagod ng boong giliw hanggang sa naparam ang mga alinlangang bumabakla sa kalooban.

Sa boong magdamag si Lilia'y hindi mapanibulos sa pagtulog at hindi makayang huluin sa kanyang pangarap.

Pinagsisikapan ni Leoncio Dacre na palawigin ang kanyang pagalis. at nagaantay na sa ilang sandali'y humarap sa kanya ang kanyang pinsan upang sumamong huwag siyang magpatuloy, at ipagsabi ang minimithi niyang paliwanag. Dumating sa wakas ang sandaling iaalis niya at si Lilia'y hindi nagpadala sa kanya ng anomang sabi. Nang yumaon ay nagdaan sa malapit sa bintana ng silid ng kanyang sinta at hindi nakatiis na di sumilay; nguni't ang mga persiana'y nangakasara.

Ang kinaumagahan ng huwebes ay masaya at maningning ang sikat ng araw, si Beatriz ay walang sinasabi kay Lilia ng oras ng hudyatan kay Hugo, sapagka't marahil ay nais niyang mailayo sa pagaalaala, ó sapagka't hindi niya ibig na maalaman sanhi sa mangyayaring magluat ang pagpapanayam; sapagka't sa akala niya'y may tatamuhin siyang pagtatagumpay at ipinalalagay niya na ang pagtatalo ay maluluatan at magiging kaabalahan.

Si Lilia'y bahagyang balisa sanhi sa pagdaramdam na taglay, kaya't hindi nagbabangon sa kanyang hihigan. Nang ibalita ng utusang babaye kay Elena ang katayuan ng apo nito, ay karakarakang nagtungo sa silid ni Lilia, at ipinagbawal na magbangon, na sinunod naman.

Ang bilang ng nagsipagalmusal ay kakaunti lamang. Si Lord Earle'y naparoon sa Holtham. Si Elena'y hindi pa halos natatapos ay iniwan na ang mesa upang lumagay sa piling ni Lilia, at si Heberto ang siyang naiwang kaalakbay ni Beatriz at nakangiting tabantaban ang maliit na paketeng kararating sa koreo.

Isinamu kay Beatriz na samahan siyang magpaliwatliwat isandali upang ituro ang isang mainam na bagay, at sila kapuwa nga ay nagtungo sa parke upang

pagkatapos ay manumbalik na magalmusal.

Matahimik ang umaga, at namamalas mandin ang kariktan ng̃ tagaraw, bagaman ang lupa'y tigib ng̃ mg̃a dahong tuyo na may iba't ibang anyo. Si Heberto at si Beatriz ay nagsiupo sa paanan ng̃ isang malaking punong sedro na mula doo'y namamalas ang matahimik na ibabaw ng̃ dagatdagatan. Ang mg̃a ibon ay nagliliparan sa paligidligid at ang araw ay nagniningning saan man dako. Sa magandang mukha ni Beatriz ay walang namamalas si Heberto maliban sa pagibig at kaligayahan.

—Gigiklahing kita sa isang bagay, Beatriz, ang saad na dinudukot ang isang maliit na pakete na katatanggap lamang. Ang paraan ng̃ iyong pagpapasalamat ay yaong sabihin mo sa akin na ang kaloob na ito'y mamahalin mong higit sa lahat dito sa mundo.

Binuksan ng̃ dalaga ang marikit na kaha na kinalalagyan ng̃ isang napakainam na medalyong ginto na may kadenilya, at napasigaw sa kagiklahanang ki nukuha sa mg̃a kamay ng̃ binata ang mahalagang hiyas.

—Ibigay mo ng̃ayon sa akin ang pasasalamat na isinamu ko sa iyo, ang saad ni Heberto.

—Ang kaloob na ibinigay mo sa akin, pinakasisinta kong Heberto, ay mamahaling kong higit sa lahat dito sa mundo: ang saad ni Beatriz. Iyan ay batid mo na kahit di ko sabihin; ¿ano't iniibig mong uliting ko pa ang iyong mg̃a pang̃ung̃usap?

—Sapagka't ibig kong madinig sa mg̃a labi mo, ang pakli niya; sapagka't ipinagmamalaki ko na makitang magkamit ng̃ kapalarang makahuli ng̃ isang ibong pinakamimithimithi.

—Hindi pa naman ako huli.

—Beatriz, ang saad ni Heberto, ipang̃ako mo sa akin ang isang bagay. Bayaan mong ilagay ko itong medalyon sa iyong liig at isumpa mo sa aking di mo

aalisin kahi't isang sandali, kahima't araw at gabi, hanggang makasal tayo.

—Ang pangakong iyan ay ikinatutuwa ko: ang saad niyang ikinikiling ang marikit niyang ulo upang malagyan ni Heberto ng kadenilya.

—¡Anong inam mo ngayon! ang saad ng binata. Ang lahat ng mga bagay na maiinam at maaalindog ay para man din tunay na ginawa para sa iyo. Hindi kalabisan ang pagsasabi ko na ipinanganak ka upang maging reyna... ¿At gasino na ako upang magkaroong kapalaran na tawaging kang akin? ¡Oh! Beatriz sabihin mo pa rin sa akin na kailan ma'y di ako magsasawang makinig, sabihin mo sa aking sinisinta mo ako!

Sinabi niya na taglay ang mukhang nagliliwanag sa kaligayahan, na sinisinta siya ng boong puso; at ang binata, bilang kagantihan sa gayon ay hinagkan ang kanyang maputing noo.

—Kapag dumating na ang primabera na magsasabog ng mga bulaklak at kabanguhan, ikaw ay aking magiging giliw. ¡Kung suma sa alaala ko na ang aking titulo at pangalan ay magiging iyo, gaanong pagmamahal ko! Ikaw lamang ang tanging napakaganda sa lahat ng mga dalagang maninirahan doon sa Kastilyong yaon. Huwag mong aalisin kailan man ang medalyon na ibinigay ko sa iyo ngayon, ¿hane?

—Hindi; ang tugon ng dalaga, lagi kong iingatan.

Samantalang sila ay nasa paa ng isang matandang sedro na nagtatamasa ng kaalindugan ng araw, si Lilia ay di nagbabangon sa kanyang hihigan na taglay ang pusong waraywaray at nagiisip kung bakit ang kapahamakan ay itinalaga yata para sa kanyang kasawiang palad. Hindi niya nababatid na ang ama niya ng kasalukuyang init ng kabinataan ay dinaya ang magulang, na napakasal ng lihim laban sa kaibigan nito; hindi rin niya nababatid na yaong malungkot na pagaasawa ay nawakasan sa pagkakaalit at pagkadusta; at samantalang ang galit na kasi'y nililisan ang

tahanan at mga tungkulin, ang panibughuing giliw ay nagkukulong naman upang tangisan ang kanyang kawalang palad; ang dalawang bata, na bunga ng gayong di pinagpalang pagibig, ay nasa kapabayaan sa laot ng kapahamakan. Nababatid niya na ang isa sa mga batang nabanggit ay gumawa ng masama; nababatid niya na yaong pagkawalang bait na kilos ay humihingi ng isang sawi, na yao'y dili iba't siya, gayun man ang mga may sagutin ay pawang iba.

Sa kanyang pusong mahal ay walang anomang paghihinanakit hinggil sa gayong pangyayari.

Kung saan ang dusa at pagibig ay naroroon, doon din naman nananatiling binabagabag sa katiwasayan ang kanyang kasawian, samantalang si Leoncio'y naglalakad ng walang patid na nagnanasang lumayo doon sa ipinaubayang sinta, sa ganang kanya, gayun man, ay hindi niya nalimutan kahima't isangdali.





# XXXIX

ANG magandang orasang pangmesa, sa salon ng Earlescourt, ay tumuturo na sa ikasiyam at apat napu't limang minuto ng gabi. Si Lord Earle'y nakaupong nagbabasa. Si Elena nama'y kaiiwan lamang kay Liliang nahihimbing, at kumuha ng, isang aklat bago naglagay ng isang upuan sa malapit sa kanyang anak. Si Heberto'y nawiwili sa pagaayos sa ipinagagawa sa Linton. Biglangbiglang itinaas ni Beatriz ang paningin upang masdan ang oras. Sa hustong ika sampu, si Hugo Fernely ay aantayin siya sa halamanan: kaya't wala siyang panahong sukat na aksayahin; nagdahilan siyang napapagod na, kaya't lumapit na nagpaalam sa kanyang ama.

Pagkatapos ay naalaala nitong nalulungkot kung paano nakalong niya ang ulo ng kanyang anak, at nang iminulan sa kanya ang isang magiliw na malas, ay naibulong niya ang hawig dito "senyora Airlie de Linton! Naalaala ni Reinaldo na ang kanyang anak na walang kagawagawa at di gaanong masintahin sa mga pagmamahal, ay niyakap siya sa liig at binigyang isang halik bago tinawag ng kanyang sinisintang ama. Naalaala niya ang mahinahon at di pangkaraniwang ningning ng kanyang malas at ang kanyang matamis na tinig na palaging animo'y naririnig niya. Datapwa't walang anomang kaba hinggil sa kasawiang bumabala.

Kung nagkaroon siyang hinala sa kapanganibang bumabala kay Beatriz, boong tapang niya marahil na ipagsasanggalang, igaanong siglang ipinagkaloob sana niya ang kanyang buhay upang makipaghamok! Nguni't walang kamalayan sa lahat ng gayon ay dinanas niyang lumabas ng di man lamang pinag-uukulan ng huling masid. ¡Kung nabatid niya kung kailan at kung paano muli niyang makikita yaong sinisinta niyang mukha!

Si Beatriz ay lumapit kay Elena na ito'y nakangiting di itinataas ang mga mata sa aklat na binabasa samantalang ang dalaga'y nakayuko upang salanging magiliw ang mukha ng nunong babaye niya ng kanyang mga labi.

—Magandang gabi po, ang saad niya, napakapalaa-aral ninyo.

—Magandang gabi naman, sinisinta ko: ang tugon ni Elena.

At ang kawiliwiling si Beatriz ay inilingon ang mukhang nakatawa.

—Sa akin ang huling paalam, ang saad ni Heberto; magdaang ka sa mabuting gabi, Beatriz ko!... Huwag mong pansinin ang iyong ama, sapagka't nalilibang, bigyan mo ako ng isang halik.

Itinaas niya ang mukha at si Heberto ay binigyan siya ng isang halik ng mga sariwa nitong labi.

—Muli kong inuulit na isamu sa iyo na huwag alisin iyan, ang saad na tinatabnan ang medalyon.

—Huwag mong alalahanin: ang tugon.

Lumabas si Beatriz, at si Heberto na nagpakapagod ng gayon na lamang ay namalas siyang matiwasay at hindi man sinalaginsiman ng bahagyang kaba hinggil sa kasawiang bumabala sa dalaga.

Nakangiti pa rin si Beatriz nang nasok sa kanyang silid. Mga ilang pang sandali, isang huling lakas, ang nasasabisabi sa kanyang sarili, at makaiiwas na siya sa lahat ng pagdurusa upang kumalong sa mga bisig

ng kaligayahan na natutungkol sa di matingkalang pagibig ni Heberto.

—Makapagpapahinga ka na, ang saad sa utusang babaye, hindi na kita kakailanganin, at bukas ay huwag mo akong gigisingin, sapagka't pagod akong lubha.

Ang pintong katugon ng sa silid ni Lilia ay bukas ng bahagya, kaya't si Beatriz ay nasok na dahandahan Ang ilaw na tumatanglaw sa nilalakaran ay may tabing na nagpapalamlam; ang mga persiyana'y nangakasara upang huwag tumanggap ng liwanag ng buwan Maingat siyang naglakad hanggang sa sumapit sa hihigan ng kanyang kapatid. Ang kaawaawang si Lilia'y naglay ang malungkot at namumutlang mukha na nakabaling sa dingding na bato. Namamalas ang ilang bakas ng luha sa kanyang mga pisngi, anopa't tulog na tulog at manakanakang namumulas ang buntonghininga sa kanyang mga labi. Gayun man, si Beatriz, ay isinaisip ang lagakan niyang halik ang noo ng kapatid niya.

—Madali kong magaganti ang iyong pagdurusa dahilan sa akin, ang patuloy niyang minamasdan ang nakahahalinang mukha ng kanyang kapatid. Sa loob ng mga ilang linggo ay magiging maligaya na akong labis. Sisikaping ko, na iyang kabalyerong si Leoncio'y maniklubod sa iyong harap upang humingi ng kapatawaran mo.

Karakarakang umalis siya sa silid na iyon, at si Lilia'y di nabatid kailan man na ang iniibig niyang kapatid ay lumagay doong minamalas ang kanyang kahimbingan ng gabing yaon.

Kinuha ni Beatriz sa taguan damit niya yaong isang makapal na balabal na tinalukbong niya sa ulo, bago nagtungo sa hagdang patungo sa halamanan, na marahangmarang bumaba.

Ang gabi'y matahimik at maliwanag; at kahima't septiyembre noon ay hindi malamig. Ang buwan ay

parang ibinibitin sa bughaw na langit at nagsasabog ng libong mga pinilakang tilamsik.

Si Beatriz ay hindi man lamang natigilan upang masdan ang magandang silid na tinalikdan, ó nakaalaala doon sa malambot na hihigan na nararapat niyang pagpahingalayan; nguni't nang siya'y nasa patungong halamanan ay nagukol siya ng isang malas sa mga bintana na natatakot-takot. Sa kinadoroonan ni Elena'y namamalas ang ilaw, gayon din sa kinalalagyan ni Lord Airlie. Nang mamatyagan ito, ng dalaga ay napagulat. ¿Anong iisipin kaya ni Heberto kung makita siya ng sandaling yaon?

Ang kapakumbabaang tinataglay niya nang lumabas siya sa tahanan ng kanyang ama ng oras na yaon ng gabi ay napakalaki; nahihiya siya sa kanyang sarili; nguni't ang isang salagimsim na kung sakali't mabatid ni Heberto ang gayon ay sumisindak sa kanya. Sa wakas ay kinakailangan ang gayong huling lakas, upang magtamasa ng isang kabuhayang maligaya.

Tinahak na nga ang mga halamanan na natitigilan manakanaka sa pagkagulat sa mga anino ng mga punongkahoy, hanggang sa wakas ay nalagos niya ang bakod na bakal na naghahatid sa parke na pinagaantayan ni Hugo Fernely. Hindi napansin ng binata ang mahihinang yabag ni Beatriz sanhi sa gulong mga isipan. Ang dalaga'y dumating hanggan sa kinadoroonan niya at bahagyang nasalang ang kanyang bisig.

—Hugo ang saad, naririto ako ngayon.

Nang marinig ito ng binata'y dagling lumuhod sa paanan niya, at hinawakan ang kanyang mga kamay bago hinagkan.

—Aking Beatriz, ang wika, aking sinta, alam ko na ngang sa wakas ay paririto ka rin.

Karakarakang tumindig at hindi naiwasan ng dalagang alisan siya ng balabal sa ulo at walang kapantay na paggiliw na itinapat ang mukha niya sa liwanag ng buwan.

—¡Gaanong pagnanais kong makita iyang mukha mong marikit!, ang wika niya; mula ngayon hanggang sa haharapin ay wala nang makagagambala upang mamalas ka tuwi na. ¡Masdan mo nga ako Beatriz, ibig kong makita ang liwanag niyang bathala mong mga mata!

Anopa't sa tingin ng dalaga'y walang nakikintal maliban sa kalamigan at pagkatakot, na di napansin ito ng binata, sapagka't ang kaligayahan ang siyang naghahari sa kanyang sarili.

—Wala akong mga pangungusap na maipagsasaysay, ang patuloy ni Hugo, gaanong pagmimithi ko sa maligayang sandaling ito. Walang sinomang tao sa ibabaw ng lupa, Beatriz; ang nagdanas sa dibdib ng isang pagsintang napakalaki na tulad ng sa akin.

Parang walang anomang pinakikinggan ang mga pangungusap ni Hugo, na marahil ay makahihimok sa puso ng iba, maliban kay Beatriz.

—Magsalita ka, ang saad niya: anong laking pagaalinlangan ng iyong pakikimatyag sa akin, Beatriz, hindi ko napapansin sa iyong marikit na mukha ni pagibig man lamang at kasayahan. Sabihin mo sa akin na ikinalulugod mo akong makitang muli: na isinaalaala mo ako, sa wakas, ay ibig kong marinig ang iyong matamis na tinig.

—Hugo, ang tugon ng dalaga ng boong hinahon na nagpipiglas sa mga kamay ng kausap, ang lahat ay pawang kamalian. Hindi mo na ako binigyang panahon upang makapagsalita. Ikinatutuwa kong makita kitang magaling at ligtas; nguni't hanggang diyan na lamang ang masasabi ko. Hindi kita sinisintang tulad ng pagsinta mo sa akin.

Binitiwan ni Hugo ang mga kamay ni Beatriz bago inilingon ang mukha.

—Magkaroon kang katuwiran, Hugo, ang patuloy na taglay ang kawiliwiling tinig, isa lamang akong mus mos na bata ng iyong makilala at hindi pa nagiisip sa

gawang pagibig ó nakababatid kaya ng mga kahangganan nito.

—Nguni't isinumpa mo sa aking kita'y magiging giliw, ang saad ni Hugong namamalat.

—Tunay nga, ang pakli ng dalaga at hindi ko itinatatuwa; subali't Hugo, talos mo marahil na ng mga sandaling yao'y di ko nababatid ang ginawa ko.

Isang hibik na malalim ang namutawi sa kanyang dibdib at ang kawalang pagasa na nakikintal sa kanyang mukha'y sumindak kay Beatriz.

—¡At upang marinig lamang ang gayon kaya ako nagbalik! Nakipagbaka ako sa di mabilang na kapanganiban, nakipaglaban ako ng gayon na lamang sa mga pagngangalit ng dagat upang pumarito lamang at pakinggan sa bibig ng aking iniibig, ang malupit na pangungusap na siyang magwawasak sa aking kaawaawang puso.

Ang kulang palad na magdaragat ay bumaling sa kabilang dako, upang timpiin ang isang matinding dusa.

—Tumiwasay ka Hugo, ang saad ni Beatriz, masdan mo't ako man ay iyong pinagdudusa.

—¿At di ka baga nakikidamay sa aking paghihimutok? Naparito ako ngayong taglay ang pusong tigib ng pagibig at ang diwa ng mga malikmata, at ikaw Beatriz, upang itarak ang isang punyal sa aking dibdib.

Sa malayong dako, sa pagitan ng mga malalagong halaman ay namalas ni Beatriz ang ilaw ng durungawan ni Heberto at ng sumaksak ito sa kanyang gunita'y nagdamdam ng isang matinding agamagam.

—Maglakadlakad tayo, ang saad ni Beatriz, ayoko sa pook na ito.

Magkasama silang nagtungo sa parke na ang mga patak ng hamog ay nagkikislap sa mga dahon ng mga halaman; dinaanan nila ang landas sa mga punong nogal na ang hanging nagbubuhat doon ay nahahawig mandin sa isang daing ng isang tao at sumapit sila sa dalampasigan ng malalim at tahimik sa dagatdaga-

tan na ang walang galaw na tubig ay kinalalarawanan ng reyna ng gabi. Samantalang siya'y naglalakad, si Hugo'y hindi umiimik; anopa't sa wakas ay natirang nagmamasid kay Beatriz, bago winika ng pagalit:

—Isinumpa mong kita'y magiging giliw, kaya't nararapat na iyong tuparin. Walang sinomang makapagkakamit sa iyo, sapagka't sa harap ng langit ay akin ka, Beatriz.

—Hindi, ang tugong mataas niya, at kailan ma'y hindi mangyayari.

—Sasabihin ko kay Lord Earle at ipagsasaysay ko ang aking katuwiran.

—Ikaw ang masusunod, at kahima't ako'y kagalitan niya ay itatakwil ding kita.

Namalas ng dalaga ang apoy ng kagalitan sa mga mata ni Hugo, kaya't nahintakutan siya at natalastas niya ang kapanganibang mangyayari kung makikipaglaban sa gayong kagalitan.

—Hugo, ang saad niyang hinahawakan ang bisig; huwag kang magdalang galit sa akin. Ikaw ay matapang at alam ko na kailan ma'y di ka nagulat sa harap ng kapanganiban. Kailangan ng lahat ng matatapang ang magmahal ng ugali; dinggin mo ang sasabihing ko sa iyo. Ipalagay nating mapilit mo ako, ¿anong iyong mapapala? Hindi kita sisintahin, ngayon pa'y sinasabi ko na sa iyo, kundi bagkus itatakwil kita dahilan sa pagbibigay dusa mo sa akin: ¿anong iyong mahihita, kung gayon, na pilitin mong tuparing ko ang aking pangako?

Hindi sumagot si Hugo. Isang bugso ng hangin ang nagsagawa ng isang alon sa tubig ng mga sandaling yaon.

Umaasa ako sa kamahalan mong ugali, ang saad niya, at sa kamahalan ng iyong mga damdamin; upang maging maligaya ay kinakailangang ko na bigyan mo akong laya sa aking walang kasaysayang pangako. Dahilan sa iyong pagsinta sa akin ay marapatin mo sanang

bigyang laya ako. Yaong mg̃a umiibig ng̃ tapat, ang patuloy niyang di nagtamo ng̃ katugunan, ay di mapagmataas. Kung ako ang siyang umiibig na gaya mo, ay ihahandog ko ang aking sariling kaligayahan bilang kaloob ko sa ikabubuti ng̃ iniibig. Kung iniibig mo ako, Hugo, ipakilala mo ang isang katunayan na di ka na magmamaulit. Kailan man ay hindi ako liligaya sa iyo.

—¿Bakit hindi? ang tanong ng̃ binatang hinihigpit ng̃ mg̃a daliri nito ang mg̃a bisig ni Beatriz.

—Hindi, dahilan sa anomang hang̃arin, ang pakli niya, hindi dahilan na mayaman ang aking ama at marikit ang aking tahanan, at ikaw ay nauukol sa mababang uri; hindi dahil doon, kundi sapagka't hindi kita iniibig.

—¡Anong alindog mo! sabihin mo ng̃a sa akin ¿mayroong kang ibang iniibig?

—Iyan ang iba nang salitaan, ang mataas na saad ng̃ dalaga; ng̃ayon ang ating dapat na pagusapan ay ang natutungkol sa iyo't sa akin. Kung bibigyan mo akong laya, ay igagalang kita't mamahalin sa boong buhay ko. Ang pang̃alan mo'y laging mapapa sa aking puso bilang pasalamat na di magmamaliw. At ang alaala sa iyo ay sa ganang akin ay katimbang ng̃ isang bukal ng̃ kaligayahan. Ikaw ang magiging kaibigang kong higit ang aking pagmamahal at ako naman ang kaibigan mong higit ang katapatan.

—¡Beatriz, huwag mo sana akong tuksuhin sa ganyang paraan!

—Tunay, nararapat kang magbutihing ugali. Masdan mo, Hugo, walang sinomang lalaking pinagpakumbabaan ko magpahanggang ng̃ayon, at tingnan mo ako at dagling nanikluhod sa iyo upang isamo na huwag mong ipilit na tuparin ko ang aking pang̃ako.

Ang mg̃a pang̃ung̃usap ni Beatriz ay nagpalubag sa puso ng̃ kasintahan niya. Nakita niya na si Hugo'y

alinlangan at ang galit ay pawi na.

—Hugo, ang patuloy niya ng boong lumanay, ako na si Beatriz Earle ay sumasamo sa iyo dahil sa pag-ibig mo sa akin, na limutin mo na ang nakaraan at bayaan mo akong malaya.

—Bayaan mo akong makapagisip sa mga ilang minuto, ang saad niya: walang sinoman sa mundong makapagpapabaya kabiglabigla sa kanyang pinakaiibig na kayamanan. Bayaan mo akong makapagisip sa mawawala sa akin kung bayaan kita.






# XL

MGA ilang sandaling nangatahimik; at sa kanilang paglalakad ay dumating sa gawing dalampasigan ng dagatdagatan. Ang langit ay nasisinag sa ibabaw ng dagatdagatan, at samantalang si Hugo Fernely'y nagmumuni, si Beatriz nama'y nagmamalas sa malinaw na mga tubig, na nagiisip, sa nalalapit niyang tagumpay. Mga ilang minuto na lamang at bibigkasin na niya ang mga pangungnsap na ninanasa ng dalaga; na pagkatapos ay pasasalamatan niya bago muling manunumbalik sa kastilyo. ¡Anong matiwasay na pagtulog ang tatamasahin niya sa gabing yaon! Sa kinabukasan kapag nakita niya si Heberto, ang kasindakan at pagdurusa'y mawawala na sa kanya at ito nama'y walang mamamalas sa kanyang mukha kundi kaligayahan,

—Sa akala ko'y nararapat kong ibigay ang iyong isinasamo; ang saad ni Hugo. Nararapat akong sumangayon sa aking kapalaran, sapagka't hindi maaamin na ikaw ay papagdusahin. Masdan mo pa akong minsan; ibig kong mamalas sa wakas iyang bathala mong mukha bago bigkasin sa iyong paalam.

Ang makapal na balabal ay nahulog sa balikat ni Beatriz na di nito naalumana, dahilan sa katuwaan

niya ng̃ mg̃a sandaling yaon. Si Hugo'y nanggilalas sa kanyang napakarikit na mukha.

—Ang malaking pagod na ginagawa ko, ang saad ay dahilan lamang sa iyong ikaliligaya; ng̃uni't hindi sa iba, Beatriz ikaw ay hindi sumisinta kang̃ino man pagkatapos nating magkilala, ¿hindi ba?

Siya'y hindi sumagot, ang pagibig niya kay Heberto'y di niya maipagkakaila kahima't mamatay siya. Yaong halik, na di pa natatagalang tinamo sa binata, ay maiinit pa sa kanyang mg̃a labi, at hindi niya itatakwil kailan man,

—Wala kang kibo, ang patuloy ni Hugong nalulumbay. Alangalang sa Diyos. Beatriz, kung umiibig ka sa iba, kung ang iyong paghing̃i ng̃ laya ay sanhi sa makikipagisang dibdib ka sa ibang kasintahan, ay masisira ang isip ko sa panibugho at kagalitan. Sumagot ka.

Nahalata ni Beatriz ang isang pang̃ung̃usap na galit ni Hugo at iniibig niyang lumayo ng̃ kaunti; ng̃uni't hawak siyang mahigpit sa bisig.

—¡Sumagot ka! ang sigaw niyang namamaos ang tinig, ibig kong mabatid na lahat ang gayon.

Hindi lubhang nalalayo doon, ay natutulog ang masintahing katipan niya na makapagsasanggalang sa pamamagitan ng̃ lakas ng̃ kanyang bisig. Hindi lubhang nalalayo doon, ay nahihimlay ang masintahing ama na nagmamahal sa kanya ng̃ higit sa lupang ibabaw. Si Gaspar Laurence na nagpapakamatay sa kanya, ay hindi lubhang nalalayo doon at marahil ng̃ mg̃a sandaling yaon, ay gising pa na isinasaisip siya. Subali't, ng̃ sawing sandaling yaon, na ang napakalaking kapang̃aniba'y nabibing̃it sa dalampasigan ng̃ malalim na dagatdagatan at sa mg̃a kamay ng̃ isang taong alang̃aning baliw, ay walang sinomang makapagtanggol. Anopa't si Beatriz ay hindi duwag at walang nasa sa diwa niya kundi pagmamataas at tapang ng̃ kanyang lahi.

—Luagan mo ako; Hugo ang saad niyang malumanay, nasasaktan ang aking bisig.

—¡Sumagot ka! ang muling sigaw ng binata. ¿Nasaan ang singsing na ibinigay ko sa iyo?

Hinawakan ang dalawang kamay ng dalaga anopa't natira siya sa pagmamalas; ang mga kamay na yaon ay di nanginginig. Samantalang pinanglilisikan niya ng tingin si Beatriz, gayun ma'y di nagbabago ang pagmumukha nito.

—¿Nasaan ang aking singsing? tumugong ka Beatriz.

—Hindi ko naisoot ngayon: ang sagot niya. ¿Nguni't nalilimutan mo ba na ang isang kabalyero'y di nararapat gumawa ng papaganyan?

—Ang akalain mo'y nababaliw ako, ang saad niyang malumbay. Mapababayaang kitang malaya, Beatriz, dahilan lamang sa iyo; nguni't hindi para maging giliw ka ng iba. Sabihin mo na hindi ka nagtaksil ng dahil lamang sa pagsinta sa iba at ipagkakaloob ko ang iyong maibig.

—Ang ibig mc bagang sabihing ay huwag na akong umibig sa tanang buhay ko, tungkol lamang diyan sa isang kabiglaanan ng aking kabataan, kaya nahulog ako sa mga kamay mo: ang tugon ni Beatriz na nagpipigil na huwag mabulalas ang kagalitan niya. Sa ganang akin ay nais kong umibig ka, pakasal kaya at maging maligaya

—Walang kailangan sa akin ang mangyari ang papaganyang bagay kung sakaling ako'y nakayao na, sapagka't ang pusu ko'y hindi na maninibugho, Beatriz, nguni't hindi ko ibig na isipin na samantalang ikaw ay aking katipan at pinaguukulan ng lahat kong kaisipan ay gagantihin mo ng pagibig sa iba. Ibig kong maalaman sa iyo na ikaw ay nagmatapat sa akin, samantalang kita'y turing na giliw sa daan ng katuwiran.

Hindi siya kumikibo sapagka't natatakot na maging kagalitan ni Hugo kung magsabi siya ng katotohanan; at di niya naman ibig sa kabila noong itatuwa ang pagibig niya na siyang sanhi ng pagdurusang iyon.

Ang galit ni Hugo'y naguulol samantalang di umiimik ang dalaga. Muling ang kagalitan ay namanaag sa mukha ng̃ binata.

Karakarakang nasulyapan ang medalyong ginto na nakasabit sa liig ni Beatriz.

—¿Anong kahulugan niyan?—ang tanong niyang dagli. Kang̃inong larawan iyang nasa medalyon? Bayaan mong makita ko.

—Lumalabis ka nang lubha, Hugo, ang wika ni Beatriz na paalis na. Hindi ka gasino upang pagsabihang ko ng aking mg̃a ginagawa.

—Ibig kong mabatid kung sino ang may larawan niyan: ang saad niyang malabis ang kagalitan. Marahil ay iyan ang dahilan kung kaya kumakalag ka na sa iyong pang̃ako. ¿Kang̃ino larawan iyang taglay mo? Ibig kong makita; at kung sinoman siya na numakaw sa akin ng̃ pagmamahal mo, ay ihuhulog ko dito sa kailaliman nitong dagatdagatan.

—Huwag mong tingnan, ang saad ng̃ dalagang hawakhawak ang medalyon.

—Hindi ako nababalino, Hugo Fernely. Wala kang katuwirang gumamit ng̃ lakas sa akin.

Ng̃uni't ang kagalitan at panibugho, ang siyang bumulag sa binata, kaya't inaagaw na pilit ang medalyon. Si Beatriz ay aayaw na ibigay at lalong pinakahihigpit ang pigil, samantalang yaong isang kamay niya'y nagpupumiglas upang makatakas sa yapos ni Hugo.

Hindi ng̃a masabi ng̃ tiyakan kung paano nangyari ang gayong kapahamakan; kailan ma'y hindi maalaman kung ang kulang palad na dalaga'y nagilang kusa ó si Hugo Fernely, sa gitna ng̃ kagalitan ay ibinulid nito sa dagatdagatan. Umaling̃awng̃aw ang isang matinding sigaw sa parke at karakarakang isang bagsak ng̃ katawan ang nahulog sa tubig. Ang kaawaawang si Beatriz ay di man nagkaroong panahon upang magtapon ng̃ huling titig sa kaniyang paligidligid at pagkatapos

ay lumubog sa tubig; ang mg̃a liryong nalalapit ay nanginig ng̃ mg̃a ilang sandali at pagkatapos ay muling nuli sa katiwasayan. Minsan lamang, ang maputing kamay ng̃ isang babaye ang sumira ng̃ linaw ng̃ tubig, upang huming̃ing saklolo at pagkatapos ay nawala na at pawang katahimikan ang naging wakas.

Hindi lumusong si Hugo sa tubig upang iligtas si Beatriz at kahima't huli na sana'y ninasa rin niya. Ang sigaw ni Beatriz ng̃ mahulog, ay para man din nagalis ng̃ kanyang paggalaw, naroroon siyang parang bato na ang ting̃in ay nakapako sa kinahulugan ng̃ kulang palad niyang sinta. Tang̃ing ang lang̃it lamang ang nakaalam ng̃ nangyari sa baliw na diwa niya ng̃ mamalas ang paglubog ni Beatriz sa tubig.

Matagal na oras na natitigilan siya doon, na ang paniñgin ay napapako sa pook na kinasawian ng̃ dalaga. Hindi gumagalaw ó nagdaranas man lamang ng̃ kapaguran ng̃ pagkakadoon niya ng̃ matagal na panahon na di man kumikilos. Ang unang sumaksak sa guniguni niya'y ang isang liwanag na maputiputi ng̃ kinaumagahan na nagsimula nang namanaag sa lang̃it at ang mahinahong huni ng̃ isang ibon.

Di natagala't nagliwanag na at isang bulalas na halakhak, bago nasabi sa kanyang sarili na nagbantay siya ng̃ boong magdamag sa malapit sa libing̃an ng̃ kanyang sinta.

Pagkatapos ay matuling tumakas. Ang sinomang makasasagupa sa kanya'y sapilitang lalayo dahilan sa walang kapalagyan niyang paniñgin at isang anyong tigib ng̃ nakatatakot na pangyayari at ang kanyang muhha'y namumutla at hindi magkawasto. Tinahak ang parke at lansang̃an at saka napaloob sa masukal na gubat na walang malamang patung̃uhan, manakanakang sumisigaw na anya'y nagbanta'y siya ng̃ boong magdamag sa malapit sa libang̃an ng̃ kanyang ibig;

manakanakang tinatakban ng mga kamay ang mukha at saka tumangis ng kahambalhambal; kung minsa'y naluluhod at nagmamakaano sa Maykapal na itago siya sa malas ng kanyang kapuwa.

Dumating sa isang bukirin na ang mga kabuti'y nagkikinang sanhi sa mga kulay sa tagulan. Doon nga nahandusay at ipinikit ang kanyang mga mata; nguni't ang bughaw na langit ay para man din mapula na animo'y dugo at sa hangin ay wala siyang namamalas kundi pawang mga lingas na nagsasayawan sa paligid niya na parang pinapalibhasa siya. Kahit saan man siya bumaling ay para niyang nakikita ang mukhang namumutla, na ang mga mata'y naguukol ng isang naghihingalong tingin sa kawalang pagasa sa gitna ng tubig. Tumindig doong nagsisisigaw at ipinatuloy ang paglakad. Di pa nalalayo ay dumating siya sa isang alqueria na kinadoroonan ng mga batang nagtatawanan at nangaglalaro. ¡Diyos na makapangyarihan! gaano nang sandali na si Beatriz ay isang bangkay sa ilalim ng tubig, masaya at maligayang katulad ng mga walang malay na mga batang yaon!

Tumakas din si Hugo sa pook na iyon. Doo'y anaki mandi'y naririnig niya ang isang matinding sigaw ni Beatriz at halos di pa siya nakalalayo, nang mapahandusay siyang di nakamamalay tao. Makaraan ang mga ilang oras, ang mga bata sa *alqueria* ay nasumpungan siyang nakalugmok sa ibabaw ng damuhan na naliliman ng ilang punong kahoy at malapit sa isang lubak.

—

Ang mga unang tilansik ng kinaumagahan ay namimitak na sa silanganan, isang kulay ginto ang namamanaag sa dagatdagatan nang magsimula ang pagsikat ng araw. Ang mga ibon ay nagliliparan na at nagsisimulang magawit; ang mga bulaklak ay namumukadkad nang untiunti ang mga talulot; ang mga sisne'y

naglipadlipad na sa kabikabilang dako ng̃ dagatdagatan.

Ang hari ng̃ liwanag ay sumikat sa wakas, sa lahat ng̃ dako'y nagsasabog ng̃ init at kaliwanagan. Ang mg̃a tanodhalaman ay nagsilabas na ng̃ parke upang magsimula ng̃ gawain; ang mg̃a baka ay naroroon na sa parang ng̃ pang̃inainan; sa lahat ng̃ pook ay naghahari ang kasiglahan at buhay; subali't ang nakasisindak na lihim ng̃ dagatdagatan ay lagi pa ring nakukubli.





# XLI

ANG araw ay masayang sinisikatan ang kainan ng Earlescourt; ang kanyang mga tilamsik ay pumapasok sa mayamang kasangkapang pilak at mga porselana. Si Elena, si Reinaldo at si Lord Airlie ay naroroong matahimik at nangakangiti na nagaantay sa isa katao upang pasimulan ang almusal, na nakahanda na sa mesa. Kumuha si Elena ng kanyang likmuan at saka nagwika kay Reinaldo.

—Anong katakataka na magaalmusal ng wala ang isa man sa dalawa. Si Lilia'y hindi ko pinayagang magbangon, at si Beatriz sa isang kagagawan na aywang ko kung bakit na ipinagbawal sa utusan niya na gisingin siya.

Binigyan ni Lord Earle ang kanyang ina ng isang sagot na masaya, datapwa't di nasiyahan. Hindi siya mapalagay sapagka't si Beatriz ay di marunong magkulang kailan man, maliban lamang kung may karamdaman; kaya't hindi niya mapaghunos dili ang lubos na katuwiran kung bakit hindi dumadalo sa mesa.

Ang dalawang kabalyero'y naguusapan. Itinatanong ni Lord Earle kay Heberto kung ibig nitong sumama sa Holtham, anopa't nagdahilan ang binata na anya'y ipinangako niya kay Beatriz na ipapasyal niya sa Langton Priory.

Nang marinig ni Elena ang sinasabi ni Heberto.

ay ipinatawag kay Sussete ang dalagang apo niya, at ipinagutos na gisingin.

Nasa sa susulatan siya't nagaayos ng mga sulat, nang sa babalik ang inutusan. Si Elena'y hindi nag kamayaw ng makita ang namumutla at gulat na mukha ni Sussete.

Senyora, mangyayari ba kayong makausap ko sandali.

Si Elena'y nilisang walang sabisabi ang dalawang kabalyero at napatungo sa may pintuang kinatatayuan ng tumatawag.

—¿Bakit, Sussete, anong nangyayari?

—Para ninyong awa, umakyat kayo sa itaas. Hindi ko po matagpuan si Beatriz, wala sa kanyang silid.

—Baka kasama ni Lilia, ang saad.

Wala rin po doon, hindi ko po makita kahi't saan.

—Marahil ay naparoon sa halamanan.

—Senyora, ang bulong ni Sussette, ang hihigan ni Beatriz ay hindi nakikilos at ang boong silid ay nagpapamalas na hindi natulog doon ng nagdaang gabi.

Isang masidhing pangingilabot ang dinanas ng mahal na dama.

—Isang pagkakamali lamang ang nangyayari, ang saad niyang, nagpapakitang matiwasay; aking titingnan kung anong nangyayari.

Ang silid ay mahinusay; ang mga hiyas, mga kasootan sinelas at iba pang naroroon ay pawang hindi nagagalaw, bilang katunayan na si Beatriz ay hindi natulog doon.

Ang hihigan ay di nagagalaw ang mga persiyana'y nangakasara at ang araw ay hindi makapasok. Dumungaw si Elena at nagmasid sa paligidligid.

—Tunay ngang di natutulog dito, ang saad; nguni't doon nagparaang magdamag marahil sa kanyang kapatid na si Lilia.

Nagtungo si Elena sa silid ni Lilia. Ang marikit

na dalaga ay gising at bagaman ang mukha nito'y malamlam at namumutla subali't nababakas ang kaigihan Si Elena na nagpipigil ng damdamin ay mahinahong lumapit.

—¿Nakita mo ba si Beatriz, ngayong umaga, Lilia? ang tanong: kinakailangan ko siya.

—Hindi po, ang tugon ni Lilia, hindi ko po siya nakikita mulang matapos ang hapunan kagabi.

—¿Kung gayo'y hindi natulog dito?

—Hindi po.

Hinagkang magiliw ni Elena ang mukha ng kanyang apo bago lumabas ng silid na taglay ang malaking sindak. Si Reinaldo'y nagpagawa ng isang hagdanan sa mga silid ng kanyang mga anak na patungo sa halamanan, sapagka't inakala niyang magiging kaligayahan ng dalawa ang gayon. Nang si Elena'y tumungo sa hagdanang nabanggit ay nasalubong si Sussete na taglay ang isang taling liston na kulay rosa

Senyora, ang saad, isinara ko ang pinto ng hagdanan kagabi at nilagyang ko po ng kandado; subali't ngayo'y nasumpungang kong bukas at sa isa sa mga baytang ay natagpuang ko ang liston sa buhok na ito na soot kagabi ni Beatriz.

—¡May malaking pangyayari! ang pakli ni Elena, Sussete, sabihin mo kay Lord Earle na pumaritong madali anopa't huwag kang magsasalita ng anoman.

Nang mga ilang minuto'y dumating si Reinaldo na nagiklahanan ng makita ang putlang mukha ng ina niya.

—Reinaldo, ang saad niya, si Beatriz ay hindi natulog sa kanyang silid at hindi namin masumpungan saan man dako.

Nang simula'y nangiti si Reinaldo na iniisip na isang pagkakamali. sapagka't nababalisa ang ina niya ng walang dahilan; nguni't nang isaysay sa kanya ang natutungkol sa pintong bukas at listong nakuha sa hagdanan, ay natigilan.

—Marahil ay lumabas sa halamanan at inabutan

doon ng sakit: ang saad niya. Huwag ninyong gugulatin si Heberto, ina ko, tutulong akong sa kanya'y humanap.

Hinalughog sa lahat ng̃ pook ng̃ kastilyo; anopa't hindi natagpuan. Pagkatapos ay naglakad sa halamanan, at sa pagasang nasa pagitan ng̃ mg̃a pinakama. mahal na punong kahoy ng̃ kanyang anak ay sinimulang tawagin: ¡Beatriz! ¡Beatriz!

Walang sinomang sumasagot. Maging sa halama. nan, maging sa parke ay wala siyang matagpuang tanda ng̃ kinadoroonan ng̃ dalaga. Nang mahilo na siya ng̃ kahahanap ay nagbalik na gulonggulo sa piling ng̃ kanyang ina.

—Hindi ko po makita, ang saad niya; ina, hindi ko maalaman kung anong nangyayari.

Kahit isang sulat man lamang ay walang iniwan upang ipabatid ang kinadoroonan ni Beatriz.

—Reinaldo, anak ko, ¿nasaan ang ating giliw na si Beatriz? ¿anong nangyayari sa kulang palad nating bata?

—Tingnan po natin kung mapagpaliwanagan tayo ni Heberto, ang saad ni Reinaldo.

Nagtung̃o sila ng̃ kainan na kinasumpung̃an nila kay Heberto na nagaantay sa marikit na si Beatriz, na hindi na niya muling makikita kundi bangkay na lamang. Nang makita silang nasok ay nakang̃iting itinanong sa kanila si Beatriz. Ang kasayahan ay dagling naparam ng̃ kanyang mamalas ang pamumutla ng̃ mg̃a mukha ng̃ magina.

—Heberto, ang saad ni Lord Earle, kami'y gulonggulo: ¡manu na ng̃ang walang mangyari! Maging ako't aking ina'y hindi matagpuan si Beatriz.

Marahil ay ibig tayong gulatin at nagtatago sa isang dako. Hindi ako makapaniwala ng̃ gayon.

Nang mawika ito'y sumaisip ng̃ binata ang kahirapang pangyayari upang gawin yaon ng̃ marapat at banal niyang kasintahan.

Si Lord Earle at si Heberto ay nangagsilabas at sa turo nito'y nagtuloy sila sa parke; nguni't matapos mahalughog nila sa lahat ng dako ay walang napagsapit at nang uuwi na sila'y naisipan ni Hebertong magmasid sa dagatdagatan at nagdanas na animo'y isang dagok sa puso ng sumaalaala niya yaong umagang sila'y nagpapasyal sa bote, ay nahintakutan si Beatriz ng mamalas ang kanyang anyo sa tubig na taglay ang isang ngiting kakilakilabot. Karakarakang nagtungo sa tabi ng dagatdagatan, na ang mga tahimik na tubig ay kinaaaninagan ng bughaw na langit at ng mapuputing ulap. Ang lahat doo'y nasa katiwasayan, ang mga liryo'y walang kagalawgalaw, ang boteng pasiyalan ay nakatulos: ¿paano matutuklasan ang lihim na natatago sa ilalim noon?

—Halikayo, Heberto, ang sigaw ni Lord Earle, sa palagay ko'y mababaliw ako. Tatawaging ko ang lahat ng mga utusan upang ipasaligsig ang lahat ng pook.

—Si Heberto ang unaunang nagpautos na halukayin ang ilalim ng dagatdagatan. Ang araw ay mataas na ang sikat at laganap na ang liwanag saan man dako.

Sinimulan na nga ang gawain at si Hewson ang pinaka puno ng mga tanodhalaman, ay sumakay sa bote upang halukayin ang tubig. Ang ama at kasintahan ng kulang palad na si Beatriz ay naroroong nagmamasid. Nakapagpaligid nang minsan ang bote sa dagatdagatan ng walang anomang nangyayari, kaya't ang pagasa'y nanauli kay Heberto ng makita nito ang mga lalaki sa bote'y naguukol sa kanya ng mga malas sa panggigilalas at pagkaraan ay nagpatuloy sa kanilang gawain.

—Milord, ang saad ni Cowden, na noong una'y ayuda sa kamara ni Lord Earle na lumapit kay Heberto; utang na loob, mangyari lamang ninyong iakyat sa bahay ang panginoong ko; ang mga tao sa bote'y naka–

sumpong ng isang bagay sa ilalim ng dagatdagatan.

—¿Anong nangyayari? ang sigaw ni Reinaldo. Sabihin ninyo sa akin, Heberto, ¿anong sakuna mayroon?

—Wala, sumama kayo sa akin, ang sagot ni Lord Airlie, ang mga tao'y hindi makagagawang mabuti kung nakikita tayo.

Sa wakas ay mayroon ngang nasalat sa ilalim ng tubig; may nakawit na mga damit ng isang babaye, at yaong nangasa sa bote ay nangatigilan hanggang sa umalis si Lord Earle.

Sa malapit sa pangpang ng tnbig ay napansin ang isang anyo ng isang mukhang bangkay na taglay ang maitim na buhok. Boong galang na iniahon ang katawan ng kulang palad na si Beatriz. Bagamang anong tapang ng mga lalaking nangaroroon ay di nakapagpigil ng luha ng maiahon sa tubig ang bangkay. Isa't isa'y nagaagawan ng pagtatakip ng panyo sa mukha at pagpapatuyo ng basang buhok.

Marahangmarahang dala ang katawan ng kulang palad na dalaga na idinaan sa gitna ng parke at mga halamanan, pagkatapos ay ipinanhik sa marikit na hagdanan, na sa wakas ay sumapit sa silid na nilisan ng gabing nagkaraan. Inilagay sa hlhigan na kailan ma'y hindi na muling kagigisingan sa kinabukasan at sa katapusa'y nagsiyaong lahat sa labas ang mga tao.

—¡Nalunod! ¡nalunod!—ang sigaw ng lahat, hanggang sa sumapit sa pangdinig ni Lord Earle, na nakaupo sa piling ng ina niya upang ito'y kanyang aliwin. ¡Nalunod! ¡namatay! ang naging sigaw na dumating hanggang sa silid ng maselang na si Lilia, na hindi nakatiis na di iniwan ang hihigang taglay ang pamumutla at panginginig, upang siyasatin ang nangyayari ¡Nalunod, namatay! ang mga pangungusap na siyang halos bumaliw sa hinagpis ng sawing si Heberto.

Madaling ipinagutos na tumawag ng lalong mabubuting manggagamot upang isagawa ang natutungkol sa

karunungan sa kaawaawang si Beatriz.

—Ibig kong makita siya, ang wika ni Heberto, ¡Kung ayaw kayong mamatay ako ay ipaubaya ninyong makita ko siya!

Sa wakas ay ipinangako sa kanya, si Reinaldo at si Elena ay sinamahan siya. Sinoman sa nangakaharap doon ay di nakalimot sa naghihimutok na sigaw ng binata ng mamalas ang bangkay ng kanyang sinta.

—¡Beatriz na aking sinta, aking giliw! ¿bakit di pa ako ang siyang minarapat mong lumagay sa iyong lugar?

Napansin niya na kahit patay man, ay pigil ni Beatriz ang medalyon.

—Ako'y iyo hanggang kamatayan: ito ang sinabi niya ng nabubuhay pa, at tinupad nga ang gayong pangungusap.



# XLII

NANG naliligid na ang kinabuburulan ng mga taong naghihinagpis ay siya namang pagdating ng mga manggagamot at pagkatapos na masiyasat ang mukhang marikit ay ipinahayag na matagal nang oras na namatay. Ang mga pangungusap na iyo'y nagdagdag ng mga damdamin ng doo'y nagkakapisan.

Nang mahimasmasan na ng kaunti si Heberto'y nagwika na aniya'y, marahil si Beatriz ay nakatulog na nakasoot ng mainam na damit, at sa sumpong ng matinding pangangarap ay nagtungo sa halamanan at mula naman doo'y nagtungo sa dagatdagatan, na nang paglalakad ay nagikla at nahulog sa tubig.

Ito ang siyang nakalat na madali sa paniwala ng mga utusan, pagkatapos ay dumating sa kaalaman ng mga karatig at hanggang sa mga pahayagan sa tabi tabi at sa pahayagan sa Londres, na ang nasasabi ay si Beatriz Earle nang naglalakad na tulog sa tabi ng dagatdagatan ay nagila at tuloy nalunod.

Ang palagay ni Heberto ay di nakasiya kay Lord Earle, na hindi humihiwalay kamunti man sa burulan ng kanyang giliw na anak. Ang mga senyora doon ay naatasan upang alisin ang mga hiyas at basang damit. Si Elena'y tumatanod na pinatutuyo ang buhok

nğ kanyang apo. Pagkatapos ay ipinikit ang mğa mata at ibig niyang pagkurusin ang mğa kamay sa ibabaw nğ dibdib; nğuni't hindi nangyari, sapagka't ang kanang kamay ay nakatabang mahigpit sa medalyon.

Matapos mabihisan at mailagay sa isang burulang tigib nğ mababanğong bulaklak ang bangkay nğ magandang si Beatriz, si Reinaldong tigib nğ dusa'y lumuhod sa kanyang tabi. Yaong di tumitinag na anghel ay ang kanyang si Beatriz, ang pinakagigiliw niyang anak, na nang mğa nagdaang panahon ay tinanghal sa boong Italia; ang kanyang anak, na ang kagandahang taglay ay ipinagmalaki niya, ang kanyang si Beatriz, ang sinasamba sa kanyang tahanan at kaaliwan sa buhay niya.

Walang anoano'y isang matinding himutok ang namutawi sa dibdib nğ nagdurusang ama, sapagka't sumaksak sa alaala si Dora. ¡Anong iisiping kaya nğ sawing palad na ina! Kung siya, na matagal na naglagalag at di niya nakapiling na mğa ilang taon ang kanyang mğa anak ay gayun na lamang ang sakit nğ kanyang loob, ¿gaano pa kaya ang tatamuhin ni Dora kung maalaman na yaong gabi't araw ay kalongkalong niya'y isang malamig na bangkay nğayon?

Pagkaraan nğ ganitong pagiisip ay muling sumaalala ni Reinaldo ang mğa bagay na bumabagabag sa kanya. ¿Paano nangyari ang gayong kapahamakan?

Sa malapit sa kanya'y naroroon ang tanğing nakababatid nğ dahilan nğ gayong pangyayari; nğuni't hindi makapagsalita sa malaking sindak: siya'y dili iba't si Lilia. Siya ang tanğing may hawak nğ susi nğ lihim at nakaluhod sa piling nğ kanyang kapatid na namumutla't naghihimutok. Ang lahat nğ nakamamalas sa kanya'y nahahabag. Ang bughaw na mata nğ dalaga ay naging mapupulang tulad sa amapola dahilan sa pagiyak.

—¿Naparoon siya sa hudyatan nila ni Hugo, at ito'y pinatay siya? ¿Anong dapat niyang gawin? ¿Na-

rarapat kaya niyang sabihin sa kanyang ama o kanyang ingatan ayon sa pangako kahima't patay na ang kanyang kapatid? Hindi na naman siya mabubuhay ¿ano't di ko sasabihin ang aking nalalaman hinggil sa kanya, gayong hindi naman magiging batik sa alaala niyong pinakasisinta niya't iginagalang?

Isa sa mga manggagamot na naroroon sa kastilyo'y ng makita ang mukha ni Lilia, ay dagling ipinagutos kay Elena na alisin doon, sapagka't napapanganib na makitlan ng buhay.

Hindi gagayong hirap ang nangyari bago nailayo doon si Lilia at nadala sa kanyang silid sa ilalim ng pagaalaga ng dalawang senyora. Ang manggagamot ay di nga namali. Samantalang si Lord Earle'y tinatangisan ang kamatayan ng kanyang anak, si Elena nama'y nagdurusa sa kapanganibang bumabala kay Lilia.

Lumulubog na ang araw, nang ang kalumbayan at paghihimutok ay maghari ng patuluyan sa lahat nang naninirahan sa kastilyo. Ang mga utusan ay marahan ang mga lakad, na sinisikap na huwag umingay at ang salitaan nila'y bahagyangbahagya. Si Elena ay nakaupo sa ulunan ng kaawaawang si Lilia. Si Heberto'y nagkulong naman sa kanyang silid.

Nakaluhod din si Reinaldo sa kalapit ng bangkay ni Beatriz; hindi siya maialis sa pook na iyon; hindi siya mapakain, ang kanyang mga mata'y laging napapako sa mukha ni Beatriz, na parang nababasa niya ang lihim ng kamatayan. Dumating ang gabi at si Reinaldo'y naroroon ding ligid ng mga kaibigan na walang sukat na magawa upang maaliw; kung minsa'y nangangarap na nakikita niyang humihinging saklolo sapagkalunod, at tinatawag siya upang madaluhan; pamayamaya'y nagising nasindak at na mamalas niya ang katunayan at higit ng kanyang pangarap.

Dinalhan siya ni Elena ng kaunting cha at isinamong inumin; anopa't ang nagiinit niyang mga labi'y aayaw halos tanggapin ang tubig. Isang oras ang na

karaan ay siyang pagdating ng mayordomong si Hewson na ibinibigay ang isang sulat na dala raw ayon sa sabi ni Tomas Ginns na naninirahan sa alqueria na nasa dako pa roon ng mga gulod ng Fairglen. Ang sulat na yao'y akda ng isang lalaking naghihingalo, na naroroon sa bahay ni Ginns, na siyang pinakiusapang magdala kay Reinaldo.

—Pinangahasang kong ibigay sa inyo, Milord, sapagka't ang taong maydala'y madalian daw ang saad.

Inabot ni Reinaldo ang liham at saka binuksan. Kinumpasan si Hewson upang lumabas, at saka muling nanumbalik sa datihang anyo. Pamayamaya'y sumaksak sa alaala niya yaong sulat na iniabot sa kanya sa harap ng bangkay ng anak niya. ¿Anong nilalaman kaya? ¿Bakit madalian ang nagpapadala? Minagaling nga niyang buksan at sa pasimula'y kanyang natunghayan itong sumusunod:

Ang pagtatapat ni Hugo Fernely.

Ang pangalang yao'y hindi niya kilala. Dagling sumaloob niya; ¿may kinalamang kaya ang pagtatapat na iyon sa kapahamakan ng anak niya? Nanginginig ang kamay at nakaluhod sa kalapit ni Beatriz na binulatlat ang papel at sinimulang binasa:

"*Lord Earle:*

"Ako'y nasa sa bingit ng kamatayan. Ang kamay na sumulat nito'y mamamatay; nguni't bago malagot ang hininga'y inibig na ipagtapat ang kasalanan. Marahil sa mga sandaling ito'y nakaluhod kayo sa piling ng inyong anak na nasawi at ang kasawian ay hindi ninyo natatalos. Milord, ako ang pumatay.

"Nasumpungang ko siyang minsan, na magtatalong taon na ngayon sa Knustford. Nagiisa siyang naglalakad doon, at isang pagkakataong siya'y aking namalas; mula na nga noo'y sininta ko siya ng higit hanggang sa mga oras na ito Minsang pagkakataong, narinig ko sa kanyang mga labi ang paghihimutok doon

sa pagiisa niyang kabuhayan sa pook na iyon, at mula na nga noo'y aking kinahahabagan. Siya'y bata, marikit at pusok na loob, nguni't sa pook na kinatitirhan niya'y di makapagtamasa ng katuwaan sa kabataan, ni hindi numingning ang kaalindugang taglay na para mandin sa aki'y isang malusog na bulaklak na natatago sa isang sulok na di nasisikatan ng araw. Kinausap ko siya, nguni't hindi upang bigyang sisi, sapagka't isang walang malay na bata. Kinausap ko siya, at nagtanong hinggil sa landas at ako'y kanyang tinugon. Nang makita ko ang maganda niyang mukha, ay isinumpa ko na ililigtas ko siya sa kabuhayang iyong malungkot; at bibigyang katuwaan.

"Pagkatapos ay muli ko na naman siyang nasumpungan. ¡Patawarin nawa ako ng langit ng pagkakagising ko sa kanyang puso sa gawang pagibig! Isinaysay ko ang libong mga kababalaghan sa aking paglalayag, na siyang bumuhay sa kanyang adhikang makaalis doon.

"Iminulan niya sa akin ang bata at naghihinagpis niyang ina, na kailan ma'y di ngumingiti at sa kanyang amang nasa sa ibang lupain na hindi umuuwing matagal ng panahon. Ipagpatawad ninyo sa akin, Milord na ang kabuhayang yao'y walang katotohanan at ang batang inang yaon ay di ninyo giliw.

"Nang isamu ko kay Beatriz na maging giliw ko'y wala akong ibang hangad kundi ang mailigtas ko siya sa kabuhayang yaong napakahirap. Sinabi niya sa akin na ang kanyang ina ay tumatakwil sa pagibig at sampu sa mga mangingibig, subali't ipinakiusap kong huwag ipagtapat kanginoman ang pagibig ko.

"Hindi ko nais na bigyan sala ang aking kaugalian; si Beatriz ay maalindog at malinis na katulad ng pangarap ng isang bata. Milord; ¿ako ang tanging maysala kaya? Ang magandang diwata sa Knustford ay nagnanasa sa aking mangyayaring magawa sa kanya; ang kaligayahan at katuwaan ay hindi ko inaakalang di maa-

bot ng aking kaya. Kung noo'y nasa sa anyo siyang karapatdapat sa kanyang lahi, kailan ma'y di ko nanasaing sintahin.

"Hindi kayo ang siyang nararapat kong pagtapatan ng lahat ng aking baliw na pagsuyo; nguni't ang masasabi ko sa inyo'y sinisinta ko siyang labis, at siya naman ay nalulugod sa aking mga pangungusap. Isinamu ko na gawing giliw ko, subali't di tumanggi. Hindi ko inakala na lalagay siya sa inyong tahanan. Ang aking mga adhika'y ang pakasalan siya sa aking pagbalik, sapagka't wala akong ibang akala kundi ang kalagayan ko ay higit sa kanya. Isinumpa niya sa aking di iibig kanginoman at pakakasal, kundi manumbalik ako."

"Ngayong ko natalos na hindi niya ako sinisinta kailan man; at kung tinanggap man ang aking mga pagmamakisig at pagmamahal, ay sapagka't pinangangakuang ko siya ng kaaliwan sa gitna ng gayong pagiisa. Sa aking palagay ay pawang maysala yaong may mga tungkuling magalaga sa kanya na nang mga sandaling yao'y kusang nangagpabaya".

"Milord, sinootang ko ng isang singsing ang daliri ng inyong anak at sa singsing na iyo'y ipinagkatiwala ko ang buo kong pananalig. Hindi mangyayaring saysayin ang aking pagibig, nguni't batid ko na isang damdaming sumisigasig sa akin gabi't araw. Nakabalik ako makaraan ang dalawang taon upang gawin siyang giliw, at sa katunayan sa kaunting panahon ng pagtupad ng palugit, ay umuwi akong tigib ang aking bulsa ng ginto at ang puso ng kasayahan at pagasa; sapagka't walang ibang akala kundi masusunduan ang magandang pangarap ng aking buhay. Nagtungo ako sa Knustford, nguni't, ¡anong sawing kapalaran! siya'y wala doon, at nabatid kong ang dalagang aking sinisinta ay anak nga pala ng marangal na si Lord Earle".

"Gayun ma'y hindi ako nabalino, ang lahi, ang ti-

tulo at kayamanan ay hindi ko inalintana dahil sa malaking pagibig. Ang inyong pahintulot, Milord ay hindi ko ñ pinagalinlangĝanan, ang ninanasa ko'y siyangsiya lamang, kaya't dagli akong nagtunĝo nĝ Earlescourt. Mula sa Brookes ay sumulat ako sa kanya, sulat na kinatitikan nĝ lahat nĝ sigabo nĝ aking pagibig. Ang katugunan niya'y pawang walang anoman. Sinulatan ko siyang muli at sinabing nahahanda na ako upang makita ko siya, anopa't ang ginawa nito'y nagpautos sa kanyang kapatid hinggil sa kasagutan niya. Hindi ako pumayag datapwa't, isinamu kong magkausap kami nĝ lihim sa araw nĝ Huwebes nĝ gabi na di niya itinanggi at doon kami nagtagpo sa malapit sa halamang sarsal na nasa pagitan nĝ halamanan at parke''.

i''Gaanong pagmamakaawa niya sa aking siya'y bigyang kong laya sa kanyang panĝako! Sinabi sa akin na ang lahat nĝ nangyayari sa Knustford ay pawang pagpaparaang panahon lamang, at kung babayaang ko siyang malaya sa kanyang panĝako ay magiging kaibigan ko siyang tapat lagi na. Nang pasimula'y tinutulang ko; nĝuni't ¿sino ang makatatiis na di pahihinuhod sa malumanay niyang mĝa pakiusap?

''Hininĝi ko sa kanyang ako'y magiisip muna sa kanyang minimithi at di kinukusang naglakad kami hanggang sa dumating sa gawing tabi nĝ dagatdagatan. Ang pagibig ko sa inyong anak ay walang kaparis, at ang bawa't buhok niya'y aking iginagalang. Sa wakas ay ipinanĝaku ko na babayaang ko siyang malaya, kailan pa ma't ipanĝanĝako niya sa aking di siya sisinta sa iba. Tumutol siya sa hiling kong iyon. Ang ilan sa kanyang mĝa panĝunĝusap ay nagdulot nĝ kagalitan sa akin. Walang anoano'y namatyagang ko ang isang medalyon na nasa liig niya at itinanong ko kung kanĝino larawan ang naroroon. Ayaw niyang sabihin sa akin, at ako na nabulagan sa kagalitan ay inaagaw kong pilit. Pinipigilan niya nĝ boong higpit at nang siya'y tatakas ay siyang pagkagila sa tubig.

"Isinusumpa ko na ang pagkahulog niya'y pagkakataon. Hindi ko pinangahasang kutyain kahiman lamang ang isang buhok niya; nguni't patawarin ninyo ako, Milord, patawarin ninyo ako, sapagka't mangyayari ko siyang sagipin, nguni't di isinagawa at kusa akong nagpabaya.

"Siya'y pinatay ko, sapagka't mangyayari ko siyang sagipin, ay di ko isinagawa. Ang kagalitan ninyo, Mi lord, ay walang mapaghihigantihan. Malakas ako nang mga ilang araw; subali't kapag lumubog na ang araw ngayon ay malamig na akong bangkay. Hindi ko nais na tumakas sa hukuman; di matatagalan at haharap na ako sa Kataastaasang Hukom: ¿anong kabuluhan sa akin ng mga hukuman sa lupa? Ipahuli ninyo ako, kung inyong ibig; kung sakali't buhay pa ako ay mangyayari ninyo akong dalhin saan man ninyo marapatin. Hindi ako humihingi ng kapatawaran, sapagka't talos kong hindi nababagay sa akin.

"Sinulat ko ang ganitong pagtatapat, Milord, bilang tighawin lamang ang aking sarili, at gayun din ang iba'y upang maligtas sa isang sagutin. Huwag ninyo akong sumpain sapagka't ang dahila'y hinggil sa aking mga baliw na panibugho, isang anghel pa ang umakyat sa langit."

Ganito nawakasan ang liham.

Binasa ni Reinaldong isaisa na nagmamalas manakanaka sa mukhang bangkay ni Beatriz na nagkubli ng lihim. Ang bawa't pangungusap na taglay ng liham ni Hugo'y nagpapaapoy mandin sa utak ni *Lord Earle.*

¡Sa wakas ay naalaala niya ang kahangganan ng kanyang kaululan ng kabataan!

Isang pagiisip ang sumaksak sa kanya at siyang naging dahilan ng paguulol ng kanyang dusa. Si Beatriz ay nagkamali nang pagkakatanggap sa pagibig niyong di kilala; at si Hugo ay nakagawa ng kabiglaanan nang samantalahin ang puso ng walang malay na da-

laga; nguni't sino ang maysala kundi ang amang pabaya sa mga tungkuling dapat tuparin.

Hindi siya nagsaloob ng anoman sa sulat ni Hugo Fernely; anopa't ibinaling ang malungkot niyang mukha bago nagwika:

—Ina ko, ibig kong makita si Leoncio Dacre; ipatawag ninyo at sabihing huwag magpabaya.

Nang mga sandaling yao'y di niya ibig na magisa; nangangailangan siya ng tulong. Nangangailangan siya ng iba upang makita yaong kulang palad na sumulat ng liham na yaon; at ang taong kanyang nais ay dili iba't si Leoncio.

Si Heberto'y di nararapat na makabatid ng gayon, na ang alaala kay Beatriz ay nararapat maging dakila.

Nahiraphirapan din si Elena nang paghanap kay Leoncio. Isa sa mga lakayo na nakasama nito sa himpilan ng tren, ay naalaala ang ngalan ng lugar na pinatunguhan. Batid ni Elena na si Sir Godofredo Greston, ay naninirahan sa malapit doon at sa kanya nga ipinagutos na hanapin.

Mabuting kapalaran naman at nasumpungan doon. Nasisindak at nanggilalas sa mga balita, si Leoncio'y nagdudumaling umuwi ng kastilyo. Hindi natatalos ng binata ang sanhi ng kasawian, maliban sa balitang naglalakad na tulog ay nakarating sa dagatdagatan, na siyang kinahulugan.

Hindi nakaraan ang isang araw mulang ipasundo ni Reinaldo si Leoncio nang ito'y dumating.

—Kayagin mong lumabas sa silid na yaon, ang saad ni Elena kay Leoncio; mulang iburol doon si Beatriz ay hindi na umalis.

Sinunod nga ng binata ang kahilingan ni Elena; nagtungo sa biblioteca at nagpasabi kay Reinaldo na magkausap lamang sila, sapagka't hindi lamang siya dagling makalapit sa bangkay.

Samantalang nagaantay siya ay narinig niyang pinaguusapan ang mabigat na karamdaman ni Lilia. Imi-

nulan nga ni Elena sa kanya ang pagbabago ng kanyang apo bago namatay si Beatriz, anopa't ang mahal na si Leoncio ay hindi nakatiis na di magdamdam.

Nang pumasok si Reinaldo sa biblioteca, ay halos di nakilala si Leoncio. ¡Yaon nga ang kapinsalaan na nang mga ilang oras ay dinanas hinggil sa kalungkutan at pagngangalit ng kanyang sarili!

—Ipinatawag kita, Leoncio, ang saad, sapagka't mayroon akong isang malaking dalamhati. Kinakailangang lumagay ka sa tungkuling ko, sapagka't kapos ako ng kaya upang pangasiwaan.

Nang makita ni Leoncio ang naghihimutok na mukha ni Reinaldo ay nabatid niyang may higit na bagay ma libau sa kamatayan ni Beatriz, ang nagpapasakit sa kanya.

—May mga lihim sa lahat ng angkan, ang patuloy ni Lord Earle, kaya't mayroon ding ilan sa akin. Sa lihim na iyon nababatay ang kamatayan ng aking anak. Nang nakaluhod ako sa piling ng bangkay ay tinanggap ko ang sulat na ito. Basahin mo at gawin ang nararapat.

Binasa ni Leoncio at tuloy nabatid ang doo'y nalalaman.

—¡Kaawaawang si Beatriz! ang himutok, at sa malaking kalumbayan ay di nakatiis na di tumangis na animo'y isang bata. ¡Ang imbi, ang walang puri! ang isinisigaw. ¡Malupit!

—¡Huwag kang maingay! ang saad ni Lord Earle, marahil ay hinatulan na siya ng Diyos. ¿Anong masasabi mo sa akin, Leoncio? Ako, na nagpabaya sa aking mga anak, sanhi sa isang samang loob ko sa aking giliw. Mula na noo'y di ko na sila nasilip kundi ng malaki na. ¡Anong pagkasamasama ko!

—Tunay nga ang napakahirap na bagay, ang pakli ni Leoncio.

—Ang lihim na ito'y kinakailangang ingatan, si Heberto Airlie at si Elena'y di nararapat makabatid.

Isang bagay lamang ang pinagtatakhan ko, sinasabi ni Fernely na si Lilia'y nakipanayam sa kanya, iyan ang hindi ko pinaniniwalaan.

—Huwag ninyong pagalinlanḡanan, ang sagot ni Leoncio, Nakita ko siyang nakipagusap. ¡Oh, Lord Earle, maipagmamalaki ninyo ang inyong anak na si Lilia! Napakamahal at matapat sa lahat nḡ mḡa babaye, Paniwalaan ninyo na nagpakahirap mailigtas lamang ang kanyang kapatid. Ipagtatapat ko sa inyong lahat. Siya'y umiibig sa akin at ang aming pinagkaisahan ay pagkaraan nḡ kasal ni Beatriz ay saka naman ako magsasabi sa inyo. Isang gabi, nang ako'y nasa halamanang humihitit nḡ isang tabako'y nakita ko siyang kausap ang isang di kilala. Ang mukha nḡ binata'y tigib nḡ pagibig at nagmamakaawa, kaya't akala ko'y kung ano na yaon. Nḡayo'y nahihiya ako sa aking sarili dahilan sa paghihinala sa kanya at sa mḡa panḡunḡusap na aking iniukol. Tinanong ko siya kung kanḡino nakikipagusap, nḡuni't walang itinugon maliban sa hindi niya masasabi sa akin, gayun ma'y nagkatiwala ako sa kanya. Pinagukulang ko siya nḡ malulupit na panḡunḡusap, at saka tuloy lumayo sa kanyang piling. Walang sukat na pagalinlanḡanan na ipinagkatiwala sa kanya ang lihim na ito, at siya nama'y di inibig na ihayag kahima't mamatay siya.

—Nḡayo'y hindi natin mausisa; ang saad ni Reinaldo. Ang sabi nḡ aking ina'y mabigat ang taglay na karamdaman.

—Kinakailanḡang makita ko siya, ang pakli ni Leoncio, upang huminḡi akong tawad. ¿Anong itutulong ko sa inyo, Milord? Iutos ninyo ang inyong ibig na parahin ninyo akong anak.

Kinakailanḡang kong hanapin mo sa dampang kinadoroonan iyong si Hugo at tingnan mo kung buhay pa ó patay na. Ang ibang bagay ay nasa kapasyahan mo.

Makaraan ang mḡa ilang minuto'y lumakad na si

Leoncio Dacreng nakakabayo at nagtungo sa pook na iniutos. Nang dumating siya'y kamamatay lamang ni Hugo Fernely.

Ang magiliw na tagabukid na nasumpungan doo'y iminulan kay Leoncio ang lahat ng nangyari sa bangkay ng sawing binata.

Pumasok si Leoncio sa kalooban ng tahanan, at ang kagalitan niya'y naparam nang makita niya ang kalungkutang taglay ng mukhang bangkay ni Hugo Fernely. Magalang na lumabas si Leoncio doon.

—Ang taong iyan ay isang utusan ni Milord, ¿hindi po ba? ang tanong ng babaye.

—Hindi, ang tugon niya, si Lord Earle'y di siya nakita kailan man, nguni't kilala ng isang kaibigan niya.

Salamat sa mga pangungusap na yaon ni Leoncio at ang lihim na iyo'y di nabantog. Sa dalawang patay, si Beatriz ang pinagkaabalahan ng lahat at dinamdam ng marami. Walang sinomang pumansin sa kay Hugo Fernely, ó nagsalagimsim nang natutungkol sa pangyayaring iyon.

—

Nang si Leoncio'y nuwi ng kastilyo ay hinanap kaagad si Lord Earle.

—Nahuli akong lubha: ang saad. Si Fernely ay patay nang mga ilang oras.

Pagkaraan noo'y hindi na muling sinambit pa ang pangalan ng kulang palad na nasawi, gayun din si Lord Earle'y di na nagtanong pa kung saan inilibing.

Ang kastilyo ay higit ang kalungkutan: si Lilia'y nasa bingit ng kamatayan. Ang hula ng marami'y malapitlapit na mawalan si Reinaldo ng mga anak. Maraming nagsasabi sa kanyang malubha si Lilia, nguni't hindi pinapansin sanhi sa dalamhati sa nasawing si Beatriz.

Sinamahan ni Elena si Leoncio sa silid ni Lilia.

Ito'y di siya nakilala; ang walang kapalagyang malas ng mga mata'y tigib ng sindak at takot; ang nagiinit na mga labi ay patuloy ang panginginig. Nagsasalitang minsa'y sa Knustford at minsan nama'y kay Beatriz, kung minsa'y nagmamakaamo kay Leonciong magkatiwala sa kanya at sa pagkatapos ng kasal ng kanyang kapatid ay saka ipahahayag na lahat.

Ang binata'y lumingon sa kabilang tigib ng dusa, nagmamalas siyang mga ilang sandali, nguni't hindi niya natiis.

—¿Sa akala ba ninyo'y hindi mamamatay? ang tanong kay Elena.

—Sa palagay ko'y hindi, ang saad ng kausap; ang buhay at kamatayan niya'y natutungkol sa ibang kamay.

Nang makaraan ang ilang taon ay naalaala ni Leoncio ang mataimtim niyang panalangin sa Maykapal, upang bigyang kagalingan ang sinisinta niyang si Lilia.

Nadinig niya nang kanyang lisanin ang silid na si Lilia'y tinatawag si Dora, ang giliw nitong ina. ¿Bakit wala roon?

Ang binata'y natirang nagmamalas kay Elena: batid nito ang kahulugan ng tinging yaon ng binata, kaya't nagsulit:

—Sinulatang ko kahapon si Dora, at sinabi kong pumarito; hindi matatagalan at darating.



# XLIII

NANG kinabukasang makasulat si Elena kay Dora gagawin ang libing ni Beatriz. Ang mga utusan ay nagpuyat ng gabing yaon sa kanilang panginoon. Si Elena'y gayon na lamang ang pagtangis at sampu ni Hebertong may tatlong oras na nakaluhod at nananambitan.

Sa kahulihulihang oras ay natirang nagiisa si Reinaldo sa tabi ng bangkay ng kanyang anak. Hindi na siya tumatangis; ang kanyang dusa'y napakalabis at wala nang luhang sukat na tumulu pa: nakatago ang mukha niya sa kanyang mga kamay at humihinging tawad sa langit hinggil sa pagkukulang niyang nagawa, Gayun ang kanyang katayuan, nang sa bubukas ang pintong dahandahan; nguni't di niya itinataas ang kanyang malas upang tingnan kung sino yaong marahang-marahang lumalapit sa nabuburol. Dagli nga siyang nakarinig ng isang sigaw sa paghihimutok na siyang nagpalamig sa dugo ng kanyang mga ugat.

—¡Beatriz, Beatriz! iniibig ko! ¿bakit di pa ako ang minarapat mong lumagay sa iyong lugar?

Naramdaman ni Reinaldo na may lumapit sa bangkay na itinataas ang mga bisig upang hagkan at yakapin. ¿Sino kundi ang isang ina ang makatatangis ng paris niyon? Bago nagmalas si Reinaldo'y nabatid na niyang si Dora ay naroroon; ang inang nawalan ng anak; ang inang matapos makalong ang kanyang anak ng ito'y bata, na ngayon ay isang malamig na bangkay.

—Reinaldo, ang pabigla niya, ipinagkatiwala ko sa ang anak ko sa iyong ingat: ¿ano ang nangyari?

Yaon ang mga unang pangungusap na narinig ni Reinaldo sa mga labi ng kanyang giliw, makaraan ang isang mahabang pagkakahiwalay.

Pagkatapos ay parang nakalimot si Dora sa kanyang kasi at muling humilig sa ibabaw ng bangkay ni Beatriz; nguni't si Reinaldo ay lumapit sa kanya at itinindig bago kumandong, at hinagkan ang luhaang pisngi, anopa't ito'y nagsulit:

—¡Patawarin mo ako, Reinaldo, patawarin mo ako!

Ang mga pangungusap na iyon ay nagbigay lubag sa kalooban ni Lord Early. ¡Makailan siyang tumanggi sa mungkahi ng kanyang ina, tungkol sa kapatawarang isinasamo!

—¿Patatawarin mo ako, Reinaldo? ang patuloy na

naghimutok, iniluluhog ko sa iyo sa ngalan ng ating anak. ¡Oh! huwag mo sana akong iwalay sa iyong piling. Hindi mo natatatap ang kalumbayang ko mulang mawalay sa iyo; pahintulutan mo na ako na mamuhay sa lukob mo. Baliw ako sa paninibugho nang mga sandaling magkulang sa iyo, na pinagbayarang ko tuloy ng malaking dusa.

—Pinatatawad kita ng boong puso, ang saad ni Reinaldo, ¿Mangyayari mo rin akong patawarin, Dora? Kita'y binigyang pasakit, kita'y pininsalang lubha, kaya't ipatawad mo sa akin ang gayon.

Sa dalawang pusong yao'p kapuwa naparam ang pagkakaalit at nahalinhan ng pagmamahalan. Ibinulong ni Reinaldo sa tainga ng nalulumbay niyang giliw ang magiliw na pangungusap, na di nito narinig na matagal na panahon; at nang tamuhin ang gayong aliw ni Dora, ay para mandin napansin ni Lord Earle ang isang ngiting namalaylay sa mga labi ni Beatriz.

Nguni't hindi, yao'y isang malikmata lamang sa gawa ng galaw ng ilaw na naroroon.

Kalahating oras lamang ang nakaraan, si Elena'y nasok na nahihintakutan sa wakas ng pagkikita ng dalawa; nguni't nang mamasdan ang pagkakaluhod na di magkamayaw sa pananalangin, ay nagdanas siya ng kaligayahan sa gitna ng gayong dalamhati.

—Ina ko, ang saad ni Reinaldo, pinatawad na ako ng aking giliw. Ngayo'y muli ko na naman siyang sinta na siyang papahid ng aking mga luha.

Sinaling ni Elena ng boong giliw ang mukhà ni Dora, at saka sinabi na panahon nang dapat na lumabas doon.

—

Ang alaala ng gabing yao'y di nakatkat kailan man sa diwa ng mga naninirahan sa Earlescourt. Si Dora'y lumagay na sa kanyang katayuan, at boong karapatang humawak ng kanyang tungkol.

Ang lahat ay nagsasabi na ang araw ng paglili-

bing kay Beatriz ay napakarikit. Ang araw ay boong ningning ang sikat, ang mga ibon ay masayang nagkantahan, ang mga bulaklak sa tagulan ay malulusog, nang ang di mabilang na nakikipaglibing ay tinatahak ang parke.

Si Reinaldo'y kapiling ni Heberto, at ang mga taong maawain ay walang sinomang kahabagan.

Ang libingan ni Beatriz ay nasa sa likod ng isang burol at doon inilagak ang bangkay nito.

Ang malungkot na tugtog ng kampana'y natapos na, ang mga karwaheng nakidamay sa pighati'y nagsialis na; tanging ang alaala kay Beatriz ang siyang natitira.

Ang lahat ay nakaraan na, at ng gabi nang araw na iyon ang lagnat ni Lilia ay humipa na at nang kinabukasa'y isinaysay ng mga manggagamot na ang kapanganiban ay nakaraan na.

Nang masunduan ang isip ng dalaga ay hindi gayun lamang ang sindak nang makita niya sa kanyang ulunan ang ina niya.

—Ina ko ang bulong, ¿ako ba'y nasa kastilyo ó nasa Knustford.

Pinagsikapan ni Dorang aliwin siya sapagka't nahihintakutang maalaala ang nangyari. Ang katakutan niya'y hindi nagkabula. Naalala ni Lilia ang pangyayaring nakalulungko't kaya't biglang nagwika:

—¿Tunay bagang namatay si Beatriz ina ko?

—Tunay nga, anak ko, ang bulong ng ina, siya'y namatay;¡ nguni't hindi siya nawawalan sa atin, kundi nauna lamang siya ng paglakad.

Ang paggaling ni Lilia'y nagtagal na lubha. Ang matalinong maggagamot na naglilingkod ay nagsaad na kapag nakatindig na sa hihigan, ay kinakailangang ipasyal sa karwahe, sa malayo sa kastilyo, na hindi babalik hangang di malakas na.

Nang malakaslakas na si Lilia, si Reinaldo'y na-

sok sa kanyang silid upang usisain ang natutungkol kay Beatriz.

Ipinagtapat ng dalaga ang lahat ng tiniis ng kanyang kapatid, sampu ng mga luhang umagos sanhi sa hangad na makaiwas sa gipit na katayuan at sa libong mga pakiusap na ginawa niya upang makalayo. Gayun din, ipinagtapat niya iyaong kanyang pakikipanayam sa kulang palad na binata at sa malungkot na wakas na taglay nito.

Isang umaga nang si Lilia'y malakas at naka uupo na, ay humingin̄g pahintulot si Leoncio upang makipagkita sa kanya. Si Dora na di nakababatid ng kapakanan nilang dalawa ay dagling pinahintulutan ang kahilingan ng binata. Nahintakutan siya pagkatapos sapagka't nakita niyang namutla si Lilia nang mamalas si Leoncio.

—Nagkamali ako, ang saad ni Dora, ang kaawa-awang si Lilia'y hindi pa pala makatatanggap ng dalaw.

—Pinakatatangi ikong Dora, ang wika ni Leoncio. sinisinta ko si Lilia, at siya naman ay gayun din sa akin bago ako nagkamit ng kamaliang pasakita siya. Naparito ako ngayon upang humingi sa kanya ng kapatawaran. ¿Mangyayari baga ninyo kaming pabayaang isang sandali?

Pinahintulutan ni Dora ang gayong samo, kaya't lumabas na madali.

—Lilia, ang saad ni Leoncio, wala akong masumpungang pangungusap upang humingi̇ng patawad sa iyo. Ako'y hiyanghiya sa aking sarili. Natalos ko ang istorya ng iyong kapatid at ang lahat ng ginawa mo ay natutungkol sa kanyang kaligtasan. ¡Oh! Lilia, ¿mangyayari mo bang patawarin ako?

—Pinatatawad kita ng taos sa puso. ang saad ng dalaga. Kaaalis ko lamang sa laot ng kamatayan, at ang lahat ng sama ng loob, ang kahirapan ay para manding walang kabuluhan sa akin.

—¿At mangyayari bang magpatuloy akong gaya ng una?

—Iyan ang ibang bagay na. Sa ngayon ay hindi ko masagutan. Ikaw ay nagalinlangan sa akin, Leoncio.

Yaon ang mga unang pangungusap niyang tumatanggi na kanyang iniukol sa binata. Ito'y hindi nagmauli, at umasang sa katagalan ng panahon ay mananauli ang gaya ng dati.

Lumagay siya sa ulunan at nagsimulang magsalita ng natutungkol sa paglalakbay, na utos ng manggamot. Nababatid ni Heberto Airlie na kung magisa siyang tutungo sa Linton ay malulungkot siya, kaya't nakisabay sa magsisitungo sa Francia. Si Elena't si Leoncio ang naiwan sa kastilyo.

Inisip ni Leoncio na bago magsiuwi ang magsisipaglabay, ang dagatdagatan ay nararapat patagin na at patamnan ng malalagong kahoy. Kahima't mahirap na gawain at magugol, gayun ma'y ipatutuloy.

Nang kinabukasang magsialis na ang magsisipaglakbay ay kumausap na siya ng magsisigawa. Walang tumutol sa gayong isipan; si Elena ang una unang pumuri. Sa wakas ay tumubo ang mga punong kahoy sa pook na nang una'y isang malapad na tubig. Ang tulusan ng mga bote ay sinira din, kaya't walang anomang bakas ng dagatdagatang makikita.

Si Leoncio'y malungkot nang isang hapong lisanin niya ang mga manggagawa. Sa ilalim ng dagatdagatan ay natagpuang nababaon ang isang magandang sinelas na ang kapaa nito'y itinagong mabuti ni Dora. Iningatan niya iyon, upang ibigay kay Dora, sa araw ng pagbalik.





# XLIV

NAKARAAN ang mga ilang taon, nang ang mga nagsipaglakbay ay umuwi ng Inglaterra. Si Lilia'y nanauli na ang dating kagalingan. Noo'y isang marikit na umaga ng Hunyo nang inaantay ang kanilang pagdating sa Earlescourt. Si Leoncio Dacre'y nasa himpilan ng perokaril na taglay ang mga karwahe. Si Elena'y nakaluksa at nakaupong inaantay ang kanyang mga anak.

Dagling nasunduan ang kanyang mithi. Minsan na namang nayakap niya ang kanyang pinakaiibig na anak, na nagbago ng pangangatawan. Umitim ito sa init ng araw; nguni't nababakas gayun man ang kasiglahan at ngiting naglalaro sa mga labi niya. Si Elena'y natitirang nagmamasid kay Dora. Ang kasariwaan at kariktan nito ng kabataan ay naparam na at nahalili ang isang anyong kagalanggalang. Siya'y isang babaying kaakitakit, na ang mga mata ay maririkit na nababakod ng malalagong pilikmata at masaganang buhok. Sa ganang sarili ni Elena ay higit ang kagandahan ni Dora kay sa noong kabataang labing limang taong gulang lamang. Gayun din, nanggilalas siya ng kanyang makita ang kaligayahan at kagalingan ni Dora sa kanyang tungkuling kinauukulan na senyora ng Earlescourt.

—Sa taong papasok, ang saad ni Reinaldo, ay mang-

yayaring magasawa si Heberto; nguni't ang gayo'y gagawin, nang may magasikaso lamang sa kanyang titulo, sapagka't kung nalibing na minsan ang puso ng isang lalaki sa kanyang sinta, ay walang sukat na pagalinlanganan ang katulad ng pagkakalibing natin sa aking anak na si Beatriz.

Nakita ni Leoncio ang kabutihan nang pagkapapatag niya sa dagatdagatan. Nang kinabukasan ay nabatid niya na ang boong maganak ay nagnasang pumaroon sa parke. Isinamo niya kay Reinaldong kanyang sasamahan, kaya't nakita tuloy nito ang pook ng mga tubig ng dagatdagatan na nahalinhan [ng malalagong punong kahoy na lumililim sa ibabaw ng damuhan.

Karakarakang tinawag niya ang kanyang giliw at anak upang mamalas yaong nabago mulang sila'y nasa ibang bayan, at silang lahat ay nasiyahan at nagukol ng papuri sa may panukala niyon.

Ang loob ng kastilyo ay ipinabagong dagli. Ang tutulugan ni Lilia ay inilipat sa kabilang dako ng datihan niyang kinalalagyan at ang natutungkol kay Beatriz ay laging nakasara at si Dora ang nagiingat ng mga susi.

Si Beatriz ay hindi nalimutan kailan man. Ang kanyang pangala'y nabibigkas tawi na sa mga labi ni Lilia; at sapagka't sila'y magkakambal kaya't inaakala ng kaawaawang dalaga na ang bahagi ng kanyang katawan ay nababaon sa paa ng gulod.

Si Gaspar Laurence ay nagtungo sa ibang lupain at hindi na ibig bumalik pa sa Inglaterra upang huwag nang mapakinggan pa ang natutungkol sa nasawi. Nang makaraan ang matagal na panahong umuwi ng kanyang bayan, ay nakita niyang ang kanyang dusa'y manlalagi hanggang buhay. Hindi siya nagasawa kailan man, ó nagtamong pagibig sa ibang babaye na gaya ng sa kay Beatriz.

May isang linggo nang nagsisiuwi ang maganak, nang si Lilia'y nakadungaw at nagmamasid sa pag-

lubog nğ araw, ay lumapit si Leoncio, anopa't natalastas niyang ang paglapit ay upang ulitin yaong tanong na tinanggihan niya ng bago sila nagtunğo sa Francia.

—Malabis na ang aking tiniis sa aking pagkukulang, Lilia, ang saad. Dalawang taon nang pinagsikapang kong paligayahin ang mğa taong pinakamamahal mo, dalawang taon nang pinagaralang kong maging marapat at mabait: ang lahat nğ gayon ay ginawa ko dahil sa iyo lamang. Nababatid kong ako'y bigla bigla at nagalinlanğan sa iyo, na siyang naging dahilan nğ aking pagkukulang; nğuni't manalig ka, na sa dalawang taong ito'y nagtiis akong masakit kaya't ibig ko nğayong malaman sa iyo kung mamarapatin mong kita'y maging giliw.

Ipinagkaloob nğa ni Lilia ang katugunang hinihinği ni Leoncio, kaya't ito'y dagling lumapit ka Lord Earle, na nasiyahan, sapagka't masusunduan ang pag-aasawang kanyang minumunakala mulang unang panahon. Gayon din, si Dora ay nagpakitang masaya at nakanğiting nasisiyahan. Si Elena ay gayon na lamang ang katuwaan nang mabatid ang gayon, kahima't siya ang pinagkakatiwalaan ni Leoncio nang kasalukuyang may karamdaman si Lilia.

Walang anomang nakahadlang sa kasal at Hunyo nğ magsabi si Leoncio kaya't Agosto ay isasagawa.

Si Reinaldo ay huminğing panğako kay Leoncio na kung sakali't sila'y makasal na ni Lilia ay doon din maninirahan sa Earlescourt.

Mğa ilang araw bago idinaos ang kasal ay tumanggap si Reinaldo nğ isang liham.

Tiniklop niya nğ walang kakibokibo at nang matapos ang pagaalmusal ay tinabnan si Dora sa kamay bago nagwikang:

—Pinakaiibig kong giliw, sa atin ay walang anomang lihim na sukat gawin sa haharaping panahon. Ibig ko na maalaman mo ang sulat na ito, na galing

kay Valentina Charteris na ngayo'y Prinsesa di Borgezi. Naririto ngayon sa Inglaterra, at nais na dumalo sa kasal ni Lilia.

Kinuha ni Dora ang sulat at binasa; ang mga damdamin ni Valentina ay nalalarawan sa mga talatang iyon. Si Dora ay nagdanas ng panibagong takot na makaulayaw niyang harapharapan ang prinsesa.

Huwag kang magalinlangan, sabihin mo ang tapat, ang wika ni Reinaldo; wala akong ibang hangad kundi ang mamarati sa atin ang kaligayahan. Sabihin mo kung ayaw kang pumarito siya, at susulatang ko upang huwag magpatuloy sa pagdalaw.

Si Dora na ayaw magpakitang masungit, ay tumugong naguukol ng isang magiliw na tingin sa kanyang kasi.

—Paparituhin mo, Reinaldo, ibig kong makita siya. Ako'y may kautangang loob din sa kanya.

Nasiyahang tutoo si Lord Earle sa gayong katugunan ni Dora, gayun din, ang mga ibang kasama sa bahay.

Ang prinsesa di Borgezi ay nagiisang darating at hindi sinabi kung kailan.

—Reinaldo, ang pabigla ni Dora; hindi ko maubos isipin kung anong dahilang nagakay sa aking maganda at sinasalaming si Beatriz sa kapahamakan. Magdadalawang taon lamang na isinagawa ang isang putong sa kanya ng mga asahar.

Wala ngang makaaaliw sa kanya kundi ang isang dalaw sa libingan ng kanyang anak at bagamang malayo ay inibig niyang pumaroong magisa. Hindi pa natatagalan ng kanyang pagalis ay siyang pagdating ng prinsesa di Borgezi.

Nagbigay galang si Reinaldo kay Valentina na di niya ikinubli ang lubos na katuwaan na dinanas niya ng muling makita yaong gandang griyega, na nang mga nakaraang panahon ay siyang kinunan niyang paparisan sa larawan ng reyna Guinevere. Sandali silang nagusapan at si Valentina'y nagwika:

—Ibig kong makita si Dora, ang pagdalaw ko dito'y halos sa kanya lamang.

Sinabi sa kanya kung saan naroroon; at si Elena'y ibinulong sa kanya ang ilang pangungusap na siyang ikinatulo ng mga luha sa maririkit na mata ng prinsesa.

—Opo, ang saad ni Valentina, paroroon ako kung saan siya naroroon, at doon sa ibabaw ng libingan ng anak niya, gagawing ko ang isang halik sa kasunduan.

Itinuro nga kung saan naroroon ang libingan at pagkatapos ay tinunton ang landas niyang nagiisa.

Sa pagitan ng lungtiang kahuyan ay napansin niya ang isang krus na marmol na puti at ang maitim na damit ni Dora na nakaluhod.

Nilapitan niya ang kinadoroonan ng naghihinagpis na ina, na hindi nakapansin ng kanyang pagdating, sapagka't ang kalaguan ng damo ay siyang pumigil ng ingay ng kanyang mga yabag.

Lumuhod si Valentina sa piling niya. Nang itaas ni Dora ang paningin ay namalas yaong magandang mukha na nagmamasid sa kanya, at pagkatapos ay nakaramdam ng mga bisig na yumayapos na magiliw sa kanya at narinig ang isang matamis na tinig na bumubulong:

—Dora, sinundang ko kayo hanggang sa malungkot na pook na ito upang isamong ako'y ibigin at patawarin sa mga pangyayaring di kinnkusa na siyang naging dahilan ng inyong kalungkutan. Sa ngalan ng inyong minamahal na si Beatriz na umiibig sa aking lubos, ay isinasamu ko sa inyong katkatin na sa alaala ang kagalitan sa akin.

—Hindi mangyaring matanggihan ni Dora at sa unang bugso ng kanyang kabuhayan, ang giliw ni Reinaldo'y kumandong doon sa mahal na babaying taglay ang paghihimutok, at sa mga nakaaaliw na pangungungusap ni Valentina'y nasunduan nitong patiwasayin.

Sa ibabaw ng libingan niyong si Beatriz ay naroroon ang dalawang kapwa naghihingian ng tawad.

Pagkaraan ng mga sandaling yaon, ang pagibig at paggalang na taglay ni Dora kay Valentina ay lalong nagulol, kaya't si Reinaldo'y nangyaring sabihing pabiro tuloy na siya ang nagdadanas naman ng panibugho, dahilan sa pagmamahal ng kanyang giliw sa princesa di Borgezi.

Ang araw ng kasal ni Lilia na pinakaaantay ni Reinaldo'y sumapit na rin. Ang mga isipan ng naninirahan sa malapit sa kastilyo kung sumasaalaala ang kulang palad na si Beatriz ay laging nakukubli.

Ang simbahan ng kondado ay nagagayakan ng mababangong bulaklak at tigib ng nagsisipanood.

Sa malapit sa altar ay naroroon si Dora at si Valentina at ang madla'y walang malamang pagtakhan, kung ang kataasan ni Lord Earle, ang katamisan at kakisigan ni Dora ó ang kagandahang nakaaakit ni Valentina.

Nahahanda na ni Lord Earle ang isang pangpagikla kay Dora. Nang ang karamihan ay magsialis na sa simbahan, ang mga unang bumati sa bagong kasal ay sina Esteban Thorne at asawa nito. Si Lord Earle at si Elena ay sinalubong yaong dalawang matanda na taglay ang malaking pagmamahal at pagpipitagan. Si Valentina'y namangha sa kapakumbabaan at butihing ugali ng mga magulang ni Dora.

Pagkaraan ng mga ilang buwan nang nagsiuwi sa Knustford ang magkasing Thorne ay hindi maubos isipin ng mga ito ang magandang mukha ni Valentina na nagpakitang magiliw at masintahin sa kanila.

Si Heberto Airlie ay hindi nakadalo sa kasal; nguni't sumulat siya kay Leoncio, na isinasamu niyang doon magparaang panahong silang magkasi sa kastilyo ng Linton, na di naman tinanggihan ni Lilia.

Gayon ang nangyari pagkaalmusal ay nahahanda na ang karwahe para sa dalawang bagong kasal na magsisialis. Ang mga kamaganak, mga kaibigan at utusan ay naghatid sa dalawa hanggang sa karwahe.

—¡Pagpalain ka nawa ng̃ langit, anak ko! ang bulong ni Dora sa kay Lilia, at huwag kang makalilimot sa sasabihing ko sa iyo: mangyari na ang mangyayari, kailan ma'y huwag kang maninibugho sa iyong kasi.

—Adiyos, Leoncio ang saad ni Reinaldong kinakamayan; kung sakaling ang aking sinisintang anak ay subukin ang iyong pagmamahal, ay magpakita kang matiisin at magiliw sa kanya.

Ang dalawang payong yaon ay kinapapalooban ng̃ isang istorya ng̃ pagibig at kapahamakan.

# XLV

NAKARAAN ang sampung taon mulang pihitin ang mg̃a kampana sanhi sa pagiisang dibdib ni Lilia Earle. Sa kastilyo ng̃ Earlescourt ay napi pinta ang bagong buhay, naroroon ang masasaya't nagpupulahang mg̃a bata na nagkakaing̃ay.

Ang taon ay nakararaan sa kadalian ng̃ isang malugod na pang̃arap. Isang tang̃ing 'pagkakataon ang nakapagpalungkot ng̃ bahagya kay Reinaldo Earle, na yao'y ang pagkamatay na madali ng̃ makisig na si Condesa Rosali. Ito ang kaibigan niyang di nakalimot sa kanya hanggang sa huling kabuhayan; at sa pamamagitan ng̃ nalulumbay na konde, ay tinanggap niya ang isang singsing pangluksa na iniwan ng̃ namatay sa kanya bilang alaala sa pagyaon sa mundo.

Ang Prinsesa di Borgezi'y madalas na naparoroong kasama ang kasi niya't mg̃a anak sa kastilyo. Si Valentina'y may isang magandang anak na babaying maliit na ipinalalagay na siyang pinagmamasdang maigi ng̃ anak ni Leoncio. Ang pinakamalaking anak na babaye

ng Prinsesa ay nakamana sa kanyang ama ng maitim na buhok at mapungay na mga mata. Maraming nagsasabi kung bakit nahahawig na tutoo kay Beatriz, at marahil ay siyang naging sanhi ng pagkakaibig sa kanya ni Heberto Airlie. Natagpuang minsan sa Earlescourt at mula na noo'y sininta hanggang sa naging giliw.

Si Elena ang pangalan, anopa't napakabuting giliw para kay Lord Airlie. Nababatid nga niya ang istorya at gayun din natatahu niya na ang bahagi ng puso ng kanyang kasi'y nalilibing sa unang katipan; subali't magiliw at matapat sa kanya at ito'y sapat na sa kanyang mga mata kay sa pagibig ng ibang lalaki

Isang silid mayroon sa kastilyo ng Linton na kailan ma'y hindi pinapasok ninoman, na nasasarhan tuwi na ayon sa kapasyahan ni Heberto. Ang silid na yao'y itinaan para sa libingan ng namatay na si Beatriz Earle.

Ang panahon ay nagpahupa sa dusa ng puso ni Lord Airlie: ang kanyang giliw ay pinagsikapang patamisin ang mga oras ng kanyang damdamin, anopa't hindi siya nakalilimot kay Beatriz. Sa gitna ng kanyang mga pangarap ay madalas masambit ang ngalan ni Beatriz; anopa't si Elena'y hindi nagkakaroon ng anomang panibugho doon sa patay na. Walang taong nakararaan na di dinadalaw ni Heberto ang libingan ng kanyang unang kasintahan.

—

Si Dora ay parang bumabata sa mga anak ni Lilia. Siya ang nagaalaga at lumilibang. Ang pinakamamahal ni Elena ay si Bernardo, ang hahaliling Lord sa Earlescourt, isang magandang bata na siyang maipagmamalaki ng kanyang ama at kaaliwan ni Lilia, madalas na nasasabisabi niya na iyan ang batang higit ang kayamanan sa tanan, sapagka't may tatlong ina, samantalang ang mga iba'y wala kundi isa lamang.

Sa halamanan ng mga bulaklak, na kinatataguan ng

isang istorya ng̃ pagibig, ng mga taong nagdaan, ay naroroong napipisan ang isang lipon na ang isang artista'y mangyayaring magkaroong lugod na ilarawan.

Si Leoncio'y may ilang halamang maiinam na nang panahong yao'y namumulaklak na kasalukuyan at ang lahat ng̃ kanyang kasambahay ay dumating doon upang tingnan.

Si Elena Earle ay nakaupo sa bangko ng halamanan, na nang unang sandali'y kinadoroonan ni Beatriz. Maraming magagandang mga batang naglalaro sa kanyang paligid. Si Dora ay maligaya; ang kalumbayan niya ng nagdaang araw ay naparam nang tuluyan. Siya'y pinakamamahal ng kanyang kasi; at si Reinaldo'y nakalimot nang lubusan sa mga panahong nakaraan na ikinahiya niya ang lahi ng kanyang giliw.

Si Reinaldo'y nakaupo sa damuhan sa paanan ng kanyang giliw. Ang mga taong nagdaan ay nagpabago sa kanyang pangangatawan; sa pagitan ng̃ kanyang buhok ay may nasasamang ilang mapuputi; nguni't ang kapayapaan at katiwasayan ay nababakas sa mukha niya. Nang sandaling yao'y tumatawa ng makita si Lilia at si Leonciong nagtatalong nagkakainitan hinggil sa mga bulaklak.

—Magpahanggang ngayo'y para pa ring kayong bagong kasal, ang saad ni Dora.

At saka minasdan niyang nakangiti.

Gayun nga ang nangyari; sampung taon ang nakaraan mulang idaos ang kanilang pagiisang dibdib anopa't gayun ma'y para pang mga bagong kasal. Ang ganito'y natutungkol sa dahilan, na may laya sa isang ako at kasunuran naman sa kabila. Si Lilia Dacre ay hindi nagsaisip kailan man nang nauukol sa mga "katwiran ng babaye," ni nagsalagimsim man lamang ng pangangagaw sa kalagayan ng̃ kanyang kasi; kung sino mang ang humihingi ng panukala hinggil sa isang bagay, ang isinasagot niya'y, "aywan ko, ng mga bagay na iyan, si Leoncio ang siyang nakaaalam."

Walang anoano'y nagulo ang mga bata, sapagka't isang kabalyerong mataas at kayumanggi ay lumalapit sa kinalalagyan nila, at si Leoncio'y nagwika:

—¡Naito si Gaspar Laurence na dala ang maraming laruan! Mabubuwisit na naman ako sa mga bata sanhi sa ganyang kaloob.

Ang mga bata'y karakarakang sinalubong ang dumarating, at si Bernardo sa kagaslawan ay itinulak ang isang magandang batang babaye na kapatid niya na may maitim na mata at buhok, na itinindig kaagad ni Reinaldo.

Pakinggan mo Bernardito, ang saad sa batang may kagagawan ng pagkadapa, pagsikapan mong alagaan ang iyong kapatid na maliit na si Beatriz.

Niyakap siya ng batang babaye sa liig at nang hinagkan niya ang maririkit na pisngi, ay naibulong:

—¡Kaawaawa naman ang aking si Beatriz!

Ang hangin sa tagaraw ay naglalaro sa pagitan ng mga bulaklak, na pinapaspas ang mapulang buhok ni Lilia at ang hawi ng sa kanyang maliit na anak na babaye, at nagwawagayway ng sandaling yaon ng isang matamis na panalangin sa matataas na mga punong sipreses at mga sauses na lumililim sa libingan ng di malilimutang si Beatriz Earle.

---

**WAKAS NG SA LAOT NG PAGSUSUYUAN.**

---

# Mga Kamalian sa Limbagan

| Pahina | Nababasang | Dapat basahing |
|---|---|---|
| 40 | n ayon | ngayon |
| 56 | ikinasisindakan | kinasisindakan |
| 62 | sa bintang | sa binatang |
| 66 | mulimit | malimit |
| 84 | natatalang | natatagalang |
| 85 | dagatdagat | dagatdagatan |
| 85 | alaala | alalayan |
| 94 | pagkibo'y | di pagkibo'y |
| 99 | Lord Airlia | Lord Airlie |
| 102 | humihing | humihinging |
| 107 | taon gandaya | taong nadaya |
| 131 | ang na | na |
| 138 | nasa | sana |
| 139 | makita | makakita |
| 154 | Bi yan | Bigyan |
| 160 | napakaselang | napakaselan |



